

# Ang Maiksing Pamatnubay Tungo sa

# Pang - unawa sa Taharah at salat


Mula sa panulat ng :

Sangay ng pagsasaling-Wika


TAGALOG 0401057


E COOPERATIVE OFFICE & GUIDANCE AT SULAY, RIYADH

BOX 1419 ZIP CODE 11431, TEL.NO (01) 2410615-FAX (01) 2414488-232

E.mail : sulay5@hotmail.com

# المحتويات

## MGA NILALAMAN

# Mga Palatandaan

| | | |
|---|---|---|
| ﷽ | Bismillahir Rahmanir Raheem | Sa Ngalan ng Allah, ang Maawain at Mahabagin |
| ﷻ | Jalla-Jallaluho | Ang Kataas-taasan |
| سبحانه وتعالى | Subhanaho Wata'ala | Ang Walang Kapintasan at Kataas-taasan |
| ﷺ | Sallallahu Alayhi Wasallam | Mapasa-kanya ang pagpupuri ng Allah at ng kapayapaan. |
| رضي الله عنهم | Radhiallaho Anhom | Kalugdan sila ng Allah. |
| رضي الله عنه | Radhiallaho Anho (a) | Kalugdan siya ng Allah. |
| عليه السلام | Alayhis Salam | Sumakanya nawa ang kapayapaan |
| (SKNK) | | Sumakanya nawa ang kapayapaan |
| (R.A.) | Radhiallaho Anho. (Sa Lalake) | Kalugdan siya ng Allah. |
| (R.A.A.) | Radhiallaho Anha. (sa Babae) | Kalugdan siya ng Allah. |
| 'KH | Letrang may Kudlit sa likuran. | Walang katumbas na letra sa Pilipino. |
| $\overline{A}$ | Letrang may Gatlang sa itaas. | Mahaba ang pagbigkas sa letrang ito. |
| AA | Dobleng letra. | Mahaba ang pagbigkas sa letrang ito. |

## Pagsasatitik sa ibang mga letra

| Roman | | Arabik | Roman | | Arabik |
|---|---|---|---|---|---|
| TH (i.e. the, they) | = | ذ / ظ | 'T | = | ط |
| 'D | = | ض | 'S | = | ص |
| 'A | = | ع | SH | = | ش |
| 'H | = | ح | 'KH | = | خ |

بسم الله الرّحمن الرّحيم

## ANG PANIMULA

Ang lahat ng pagpupuri ay para sa Allah ﷻ lamang. Ang Taga-Paglikha at Panginoon ng lahat. Ang kapayapaan at pagpapala ng Allah ﷻ ay para sa ating Propeta Muhammad ﷺ, sa kanyang pamilya, mga kasamahan at sa lahat ng sumunod sa kanila sa pagkamakatarungan hanggang sa Pinakahuling Araw.

Isa sa pinakamahalagang kaalaman at tungkuling dapat malaman ng bawat Muslim ay ang magkaroon ng sapat na kaalaman at malawak na pang-unawa tungo sa isang matatag na pagtitiwala na ang kanilang mga pagsamba at pagdarasal sa Allah swt. ay nasa wastong kalagayan. Sinabi ng Allah ﷻ:

قال تعالى: ﴿ وَمَا خَلَقْتُ ٱلْجِنَّ وَٱلْإِنسَ إِلَّا لِيَعْبُدُونِ ﴿٥٦﴾ ﴾

" At hindi Ko nilikha ang mga Jinn at mga Tao maliban sa Ako (ang Allah) ay sambahin nila (na Nag-iisa) (Q 51:56)". Mula sa talata na ito ay malinaw na paliwanag sa bawat taong may mabuti at matinong kaisipan na walang ibang dahilan kung bakit tayo nilikha maliban sa paglilingkod sa Tunay na Diyos, ang Allah ﷻ. Ang ating kayamanan, karangalan, katungkulan at mga mahal sa buhay ay lahat kasama sa mga bagay na umaaliw sa atin subalit silang lahat kasama pati ang daigdig na ito ay puro pansamantalang kasiyahan lamang ang maipagkakaloob sa atin dahil silang lahat ay mawawala kasama tayo. Ang daigdig at ang nilalaman nito ay puro tukso at pagsubok sa tao, kung minsan ang kahali-halinang pang-akit nito ay parang malakas na batubalaning humihigop na siyang isa sa mga pamamaraan at kadahilanan kung bakit malimit makalimot ang tao sa kanilang mabigat na tungkulin sa Allah ﷻ, tungkuling pagsamba sa araw at gabi at pagbibigay-lingkod para sa Kanya sa lahat ng oras.

Ang Aklat na ito ay tumatalakay tungkol sa dalawang bagay na hindi maaaring paghiwalayin kahalintulad ng kaluluwa at katawan, ito ang Taharah (Pagdadalisay) at As-Salat (Pagdarasal). Ang As-Salat ay magkakaroon ng silbi kung tama ang pagsasagawa ng Taharah at tiyak, tatanggapin ng Allah kung wasto ang pagdarasal na isinagawa. Sa Araw ng Paghuhukom, ang pinaka-unang itatanong at bibilangin sa mabubuti nating gawa ay ang Pagdarasal (As-Salat) at kung ito ay sira ay maaaring mawawalan ng saysay at silbi ang iba nating gawa. Ganito kahalaga para sa atin ang magkaroon ng wastong kaalaman at tamang pamamaraan kung paano isinasagawa ang Taharah at Salat.

Bilang pag-iingat sa mga katuruang nilalaman ng babasahin na ito (Ang Maiksing Pamatnubay Tungo sa Pang-unawa sa Taharah at Salat) ay tiniyak ko muna bago isulat ang anumang paksa na ito ay nanggaling sa Banal na Kor'an at batay sa Hadith (Tradisyon) ng Propeta Muhammad ﷺ.

Lubos ang aking pasasalamat sa Allah ﷻ dahil sa Kanyang tulong at pahintulot na pagkalooban ako ng lakas at talino upang matapos sa pagsulat ang aklat na ito. Dalangin ko sa Allah ﷻ na nawa ay tanggapin Niya ito bilang paglingkod sa Kanya (lamang) at makapagbigay ng malinaw na paliwanag at karagdagang kaalaman sa lahat ng Muslim tungo sa isang wasto, matibay at matatag na pananampalataya sa Allah ﷻ.

*AbdulKhaliq Sharif Saripada*
Ang Tanggapan ng Kooperatiba sa Panawagan
at Pamatnubay sa Pamayanan ng Al-Sulay, Riyadh
Kaharian ng Saudi Arabia

Safar 3, 1423H
April 5, 2003G

*Kabanata-1*

## Ang Pagdadalisay (Al-'Tahharah)
## الطهارة

Ang pamagat na ito (Ang Pagdadalisay) ay tumutukoy sa mga bagay na dapat maisagawa bago magampanan ang mga pagdarasal. Ang pagdadalisay sa ating sariling panloob at panlabas ay siya ang kauna-unahang bagay na dapat maisagawa ng bawat mananampalatayang Muslim bago siya humarap sa Allah ﷻ.

Ang pagdadalisay (o paglilinis) sa puso't isipan ay siya ang pangunahing bagay na dapat magampanan tungo sa kaligtasan nang ating kaluluwa dahil kung malinis ang panloob na damdamin at kaisipan ng isang tao ay mailalayo siya sa pagkakaroon ng mga marurumi at masasamang pag-iisip bagkus isang marangal, mapagmalaki at matapat na paglilingkod ang maipapakita nito sa Allah ﷻ . Makapagdudulot na rin ng kapayapaan, kapanatagan at katiwasayan sa ating puso't isipan, budhi't damdamin at magiging malaya sa mga gawaing paglilingkod, paghahandog (Ibadat) at pag-aalaala (Dhikr) sa Allah ﷻ.

Ang pagdadalisay sa ating pisikal na pangangatawan ay siya ang pangalawang pagdadalisay na karapat-dapat maisagawa ng isang mananampalatayang Muslim dahil kung wala ito ang pagdarasal ay hindi matatanggap.

Ang mga pagdadalisay na tinutukoy sa pisikal na pangangatawan ay ang kalinisan ng ating katawan sa pamamaraan ng paghuhugas (wudho) sa mga bahagi ng katawan na nakalabas, katulad ng ating mukha't mga braso, mga kamay at paa kung ang mananampalatayang Muslim ay nasa katayuan ng (maliit na)

**Hadath**[1] at **Ghusl**[2] (o paligo) kung napapaloob sa katayuang ***Janabah*** (malaking hadath) ang mananampalatayang Muslim dahil sa seksuwal na mga gawain o di kaya ay sa pamamagitan ng mga panaginip na naglalaman ng pagnanasa at kusang may lumabas na likido mula sa (ari) maselang bahagi ng ating katawan (wet dreams) [3], paglilinis nang dahil sa Najasah (Najis) [4], ang maligo ng dahil sa

---

[1]. Ang Hadath ay may dalawang uri: ito ang maliit na hadath katulad ng paglabas ng hangin o utot, ihi at dumi na ito ay nangangailangan lamang ng wudho o paghuhugas at ang pangalawa ay ang malaking hadath o ***Janabah*** na ito ay nangangailangan ng paligo: katulad nang paglabas ng semilya (dahil sa seksuwal na pakikipagtalik o panaginip na may kasamang pagnanasa) mula sa maselang bahagi ng katawan o di kaya ay katatapos lamang sa pagreregla at panganganak ng mga babae.

[2]. Ang kahulugan ng Ghusl ay paligo. Ito ay nagiging obligasyon sa mga mananampalataya sakaling sila ay nakipagtalik sa asawa na kahit walang tamod na lumabas sa kondisyon na ang ari ng lalaki ay (kahit) humipo, sumalat o dumikit sa puerta ng babae lalung-lalo na kung ito ay nakapasok sa loob nito. (Sahih Muslim Vol. 1a, hadith no. 349-350, page 220)

[3]. Ayon kay Ali ibni Abi 'Talib ay kanyang sinabi: Ako ay nagtanong sa Propeta sknk tungkol sa paglabas ng Madhey. Kanyang sinabi; Maghugas (o magwudho) kapag ito ay Madhey (malabnaw o parang tubig na tamod, karaniwan ito ay lumalabas kapag ang isang tao ay nag-iisip na may kasamang pagnanasa at kung minsan ito ay kusang lumalabas) at maligo kapag ito ay Maney (malapot na tamod, karaniwan ito ay lumalabas sa pamamagitan ng seksuwal na gawain at minsan lumalabas ito sa (makaseksuwal na) panaginip ). (al-Tirmidhi)

[4]. Ang ***Najasah*** ay tumutukoy sa mga hindi malinis na bagay na dapat iwasan ng isang Muslim at kailangang malinisan ito kung ito man ay dumikit o madumihan ang kanilang damit, katawan at iba pa. Sinabi ng Allah swt. : " At dalisayin (linisin) ang inyong mga damit (kasuotan) (74:4 Al-Muddaththir)","Katotohanan , mamahalin ng Allah (swt) silang (mga taong) lumingon sa Kanya upang magsisi (sa kanilang mga kasalanan) at mamahalin din (Niya) ang mga taong nagdadalisay sa kanilang sarili (2:222 Al-Baqarah). Sinabi ng Sugo ng Allah (sknk): " Ang Pagdadalisay ay kabahagi ng pananampalataya"

**Mga Uri ng Najasah (Impurities)**

1. <u>Patay na Hayop</u>: Ito ay tumutukoy sa mga hayop na namatay mula sa natural na dahilan, at mga kinatay na hayop na hindi naaayon sa pamamaraang Islamik kung paano ito kinakatay. Kasama rin dito ang lahat ng uri ng karne na ito ay hiniwa (kinuha) mula sa katawan ng isang nabubuhay na hayop. Naiulat ni Abu Waqid al-Laithy (ra) na sinabi ng Propeta (sknk), "Ano man ang hiniwa mula sa katawan ng buhay na hayop ay itinuturing na patay," (ito ay kahalintulad ng isang hayop na hindi nakatay sa tamang pamamaraan) Naisalaysay ito ni Abu Dawud at ni at-Tirmidhi, na kanilang isinama ito sa mga mabubuting hadith (hassan hadith). Ang hindi kasama dito ay ang mga hayop na namatay sa dagat at ang mga balang dayupay, lukton o

tipaklong (lucosts or like grasshopers), mga hayop na hindi tumutulo ang dugo katulad ng mga bubuyog o pukyutan, mga langgam, gamu-gamo at iba pang kahalintulad nito, ang mga buto, sungay, kuko, balahibo, balat at mga iba pang bagay na nanggaling sa mga patay na hayop.

2. **Dugo**; ito ay tumutukoy sa mga dugong tumutulo o umaagos. Katulad ng mga umaagos na dugo galing sa kinatay na hayop o dugo galing sa regla o panganganak ng mga babae.

3. **Ang karne ng baboy**. Sinabi ng Allah ﷻ :

﴿ قُل لَّآ أَجِدُ فِي مَآ أُوحِيَ إِلَيَّ مُحَرَّمًا عَلَىٰ طَاعِمٍ يَطْعَمُهُۥٓ إِلَّآ أَن يَكُونَ مَيْتَةً أَوْ دَمًا مَّسْفُوحًا أَوْ لَحْمَ خِنزِيرٍ فَإِنَّهُۥ رِجْسٌ ۝ ﴾

"Sabihin (O Muhammad!) wala akong nakita sa mga ipinahayag sa akin na bawal kainin ng mga naghahangad kumain maliban sa ❶ patay (na hayop), ❷ umaagos na dugo (mula sa hayop na kinatay) at ❸ karne ng baboy dahil katotohanan (ang lahat ng iyan ay) hindi malinis (at marumi). (Surah Al-An'am, 6:145).

4. **Suka ng tao** (ito ay kapag marami ang likidong bagay na naisuka ng tao), ihi at dumi. (Tungkol naman sa ihi ng bata ay maibabase ito sa hadith ni Umm Qais. "Siya ay nagpunta sa Sugo ng Allah sknk kasama niya ang kaniyang anak na lalaking sumususo pa. (kinuha ng Propeta ﷺ ang kanyang anak at pinaupo sa kaniyang kandungan) at hindi nagtagal, ang bata ay umihi sa hita ng Propeta ﷺ. Ang Propeta, ﷺ, ay humingi ng tubig at isinaboy (ibinuhos) ito sa ibabaw ng kanyang damit , at hindi ito hinugasan. (Sahih Muslim Vol 1a, hadith no. 287, page 189). Ang ibang hadith ay nanggaling sa salaysay ni 'Ali na kanyang sinabi, Ang ihi ng sanggol na lalaki ay dapat mabuhusan ito ng tubig, Ang ihi ng sanggol na babae ay kailangang mahugasan ito." Sinabi ni Qatadah, ang tinutukoy nito ay para sa isang sanggol na lalaki na hindi pa pinakakain. Subalit kung siya ay marunong ng kumain ay karapat-dapat na mahugasan ang damit na naihian."

5. **Al-Wadi**: ito ay isang likidong malapot at maputi ang kulay, kusang lumalabas ito pagkatapos ng pag-ihi. Ang karapat-dapat dito ay mahugasan ang maselang bahagi ng katawan at magsagawa ng wudho (munting paglilinis). Hindi ito nangangailangan ng paligo.

6. **Al-Ma'dhi** (Prostatic Fluid), ito ay maputi at malagkit na lusaw (likido) na lumalabas mula sa maselang bahagi ng ating katawan dahil sa mga pag-iisip o mga pakiramdam na may kasamang pagnanasa. Kung ito ay mangyari, ay sapat na ang mahugasan ang maselang bahagi ng katawan, buhusan ng tubig at kuskusin ang damit na nadikitan ng likidong ito. Hindi na kailangan ang paligo dito. Ito ay base sa hadith mula kay Ibn Abbas mula kay 'Ali; "Aming inutusang magpunta si Al-Miqdad bin Al-Aswad sa Sugo ng Allah sknk upang itanong kung ano ang nararapat gawin tungkol sa paglabas ng Madhi mula sa maselang bahagi ng isang tao. Sinabi ng Sugo ng Allah sknk: Magsagawa ng wudho' at hugasan ang iyong ari." (Sahih Muslim Vol 1a, hadith no. 303, page 197)

7. **Al-Mani o Tamod**, ito ay isang uri ng likido na lumalabas mula sa maselang bahagi ng katawan kapag ito ay nasasalsal o sa pamamagitan ng pagsiping at

**'Haydh** (regla) [5] at **Nifaas** (panganganak), kalinisan ng pananamit (na ito ay ligtas sa anumang uri ng Najis), kalinisan ng mga ngipin at, kalinisan sa pamamaraan ng pagsusunat (o pagtutuli) sa mga lalaki[6].

Ang Taharah o Pagdadalisay ay susi sa pagdarasal at dapat na mabigyan ito nang sapat na pagpapahalaga, ganap na kaalaman sa tamang pamamaraang naaayon sa katuruan ng Propeta Muhammad ﷺ. Dapat na tayo ay maingat sa pagsasagawa sa mga rituwal na ito dahil kung hindi ito maisagawa sa tamang pamamaraan at

---

nangangailangan ito ng paligo. At kung sakali mang mapuna mong dumikit ito sa iyong damit na basa pa ay dapat kuskusin ito o hugasan ito ng tubig, kung ito ay tuyo na ay dapat lang na kutkutin. Ito ay base sa hadith ni Aisha رضي الله عنها, na kanyang sinabi, " Kinukutkut ko upang alisin ang tamod ng Sugo ng Allah ﷺ mula sa kanyang mga damit kung ito ay tuyo at hinuhugasan ko ng tubig kapag ito ay basa pa." (Naisalaysay ito ni ad-Darqutni. Abu 'Awanah at al-Bazzar). At mula rin sa pagsasalaysay ni Ibn Abbas رضي الله عنه ay kanyang sinabi, "Ako ay nagtanong sa Sugo ng Allah ﷺ tungkol sa tamod na nakadikit sa damit. Siya ay nagsabi na iyan ay kahalintulad ng sipon at laway. Sapat lang na ito ay kuskusin o haguran ito ng basahan." (Tingnan ang Fiqh-us-Sunnah Vol. 1 pahina 11 ni As-Sayyid Sabiq)

[5]. Ang 'Haydh o pagreregla ay isang katayuang hindi pagkadalisay sa mga babae, sa katayuan na ito ay ipinagbawal sa kanila ❶ ang magdasal ganuon din na ipinagbabawal ang pakikisiping sa kanila, hanggang sila ay maging malaya sa pagreregla at (makapagsagawa ng Ghusl) makapaligo o makapagdalisay sa sarili, sinabi ng Allah ﷻ :

قال تعالى: ﴿ وَيَسْـَٔلُونَكَ عَنِ ٱلْمَحِيضِ قُلْ هُوَ أَذًى فَٱعْتَزِلُوا۟ ٱلنِّسَآءَ فِى ٱلْمَحِيضِ وَلَا تَقْرَبُوهُنَّ حَتَّىٰ يَطْهُرْنَ ﴾(Al-Baqarah 222)

" At (kung) ikaw ay tanungin nila tungkol sa regla. Sabihin mo, iyan ay Adha, kaya umiwas (o lumayo) sa mga babae sa panahon ng kanilang pagreregla at huwag lumapit sa kanila (o huwag makipagtalik sa kanila) hanggang sila ay maging malinis (mula sa pagreregla at nakapaligo). (Surah Al-Baqarah 2:222)

❷ Ipinagbawal din sa kanila ang pagpasok sa mga Masjid, sinabi ng Propeta ﷺ : إِنِّي لاَ أُحِلُّ الْمَسْجِدَ لِحَائِضٍ وَلاَ جُنُبٍ

"Hindi ko pinapayagang makapasok sa Mosque ang (babaing) nereregla at mga (taong) nasa katayuang Junub (sexual impurity)" (Abu Dawud no. 232)

[6]. Ito ang **Sunnan-ul-Fitra**, ang literal na kahulugan ng Fitra ay "Kalikasan".

Nai-ulat ni Abu Hurairah رضي الله عنه: Ang limang gawain sa Fitra: "Pagtutuli, pag-aalis o pag-aahit ng buhok sa maselang bahagi nang ating katawan (pubic hairs), pagpuputol ng kuko, pag-aalis o pagbubunot ng buhok sa kilikili at ang pag-aayos ng bigote." (Sahih Muslim, Chapter 103, Hadith No. 495, page 159)

mapabayaan ito ay maaaring hindi tanggapin ng Allah ﷻ ang isang pagdarasal.

Ang Islam ay naglagak nang tunay at mabigat na pagpapahalaga sa pagdadalisay sa puso at kaisipan na may kasamang paglilinis sa katawan dahil ang pagdadalisay sa puso at isipan ay sa paglilinis ng katawan na rin ito maihahalintulad.

Ang paglilinis ng katawan ay naisasagawa ito sa dalawang bagay: Una, ay sa pamamagitan ng **tubig** at ang pangalawa, ay sa pamamaraan ng **Tayammum**[7].

Ang paglilinis na ito ay isang banal na kautusan mula sa Allah ﷻ .

قال تعالى: ﴿ فِيهِ رِجَالٌ يُحِبُّونَ أَن يَتَطَهَّرُوا ۚ وَٱللَّهُ يُحِبُّ ٱلْمُطَّهِّرِينَ ﴿١٠٨﴾ ﴾

At sinabi ng Allah ﷻ : " Mayroon (sa loob ng masjid) na mga lalaking nagmamahal na maging dalisay; at mamahalin ng Allah ﷻ silang (mga taong) nagdadalisay sa sarili [8]."

Mula sa taludtod na ito ay nagpapatunay na ang isang tunay na Muslim ay dapat na dalisayin ang kanyang pisikal na pangangatawan, kaisipan at puso na may kasamang hangaring tapat para sa Allah ﷻ lamang.

قال تعالى: ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓا۟ إِذَا قُمْتُمْ إِلَى ٱلصَّلَوٰةِ فَٱغْسِلُوا۟ وُجُوهَكُمْ وَأَيْدِيَكُمْ إِلَى ٱلْمَرَافِقِ وَٱمْسَحُوا۟ بِرُءُوسِكُمْ وَأَرْجُلَكُمْ إِلَى ٱلْكَعْبَيْنِ ﴿٦﴾ ﴾

At sinabi ng Allah ﷻ : "O kayong mga naniniwala! Kung kayo'y may balak na isagawa ang As-Salaat (pagdarasal), ay hugasan ang inyong mukha at mga kamay hanggang siko, haplusin (ng basang palad) ang inyong ulo at (hugasan) ang inyong mga paa hanggang bukong-bukong" [9].

Samakatuwid, ang paghuhugas bago magdasal ay isang banal na kautusan mula sa Allah ﷻ . Walang pagdarasal na tatanggapin maliban sa mga pagdarasal na may kasamang paghuhugas at

---

[7]. Basahin ang kahulugan ng tayammum at ang mga pamamaraan kung paano ito isinasagawa mula sa pahina 22 hanggang 25 (sa aklat na ito).

[8]. Surah Al-Tawbah 9:108

[9]. Surah Al-Maidah 5:6.

paglilinis ayon sa naitakdang pamamaraan kung paano ito isinasagawa. Sinabi ng dakilang Propeta Muhammad ﷺ : Walang pagdarasal na tatanggapin kapag ito ay walang pagdadalisay (sa katawan) mula sa mga bagay na hindi dalisay. Ang kadalisayan ay kabahagi ng mga pagsamba at pintuan ng Paraiso. Ang paghuhugas (Wu'dho) ay isa sa mga pagsambang magkakamit ng malalaking gantimpala mula sa Allah ﷻ . Ang mga mananampalatayang Muslim na maingat sa pagsasagawa sa rituwal na ito ay kasama sa mga taong tatawagin sa Araw ng Muling Pagkabuhay na "Al-Ghurr-ul-Mu'hajjalun" dahil sa kinang o ningning na nagmumula sa kanilang mga mukha bunga ng (kanilang) paglilinis at paghuhugas (wudho').

Mula sa salaysay ni Nu'aim Al-Mujmir ؓ , ay kanyang sinabi: "Minsan ako ay umakyat sa bubong ng mosque kasama si Abu Hurairah ؓ, siya ay naghugas (wudho) at kanyang sinabi, "Narinig ko ang Propeta ﷺ na kanyang sinabi " Sa Araw ng Muling Pagkabuhay, ang aking mga tagasunod ay tatawaging Al-Ghurr-ul-Mu'hajjalun tanda ng kanilang kalinisan (Wudho) at ang sinumang may gustong palawigin ang kanyang ningning ay hayaang gawin niya ito[10] (sa isang ganap na pamamaraan). Kasama sa mga kahalagahan ng pagdadalisay ay makababawas ito sa ating mga pagkakasala [11], sa Araw ng Pagkabuhay na Muli ay magkakaroon ng ningning ang ating mga mukha't katawan dahil sa paghuhugas (wudho) [12], Tayo ay makikilala ng Propeta Muhammad ﷺ sa kabilang buhay dahil sa ating wudho sa araw ng kanyang pamamagitan [13].

---

[10]. Sahih al-Bukhari Vol. 1 Hadith No. 138

[11]. Nai-ulat ni Uthman ؓ na sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ:"Sinumang magsagawa ng paghuhugas (wudho) nang mahusay ay tunay na maaalis nito ang mga kasalanan sa ating katawan at ito ay dadaloy maging sa ilalim ng kanyang mga kuko." (Muttafaqon 'Alayh [nagsang-ayon si Bukhari at Muslim])

[12]. Nai-ulat ni Abu Hurairah ؓ na sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ: " Ang aking mga tagasunod ay tatawagin sa Araw ng Pagkabuhay na Muli na may kasamang ningning ang kanilang mga ulo (kasama dito ang mga kamay at paa) tanda ng kanilang paghuhugas (wudho). Kaya't sinuman sa inyo ang nagnanais na palawigin ang kanyang ningning, hayaang gawin niya ito. (Muttafaqon 'Alayh [nagsang-ayon si Bukhari at Muslim)

[13]. Nai-ulat ni Abu Darda na sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ : "Ako ang pinaka-unang bibigyan ng kautusan upang magpatirapa sa Araw ng Muling Pagkabuhay, at ako rin ang pinaka-unang uutusang bumangon. At tatanawin ko ang aking kapaligiran at makikilala ko ang aking mga tauhan na kabilang sa mga tao, mula sa aking harapan at

Ang 'Tahaarah (Pagdadalisay) ay napakahalaga dahil siya ang susi sa pagdarasal at kung wala ito, ang ating mga pagdarasal ay maaaring hindi katanggap-tanggap sa Allah ﷻ.

Ang Pagdadalisay ay isang banal na kautusan at paglilingkod sa Allah ﷻ.

قال تعالى: ﴿ يَا أَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُوا لَا تَقْرَبُوا الصَّلَاةَ وَأَنتُمْ سُكَارَىٰ حَتَّىٰ تَعْلَمُوا مَا تَقُولُونَ وَلَا جُنُبًا إِلَّا عَابِرِي سَبِيلٍ حَتَّىٰ تَغْتَسِلُوا ۚ وَإِن كُنتُم مَّرْضَىٰ أَوْ عَلَىٰ سَفَرٍ أَوْ جَاءَ أَحَدٌ مِّنكُم مِّنَ الْغَائِطِ أَوْ لَامَسْتُمُ النِّسَاءَ فَلَمْ تَجِدُوا مَاءً فَتَيَمَّمُوا صَعِيدًا طَيِّبًا فَامْسَحُوا بِوُجُوهِكُمْ وَأَيْدِيكُمْ ۗ إِنَّ اللَّهَ كَانَ عَفُوًّا غَفُورًا ﴿٤٣﴾ ﴾

Sinabi ng Allah ﷻ:

'O kayong mga naniniwala! Huwag lapitan ang *As-Salat* (ang dasal) kapag kayo ay nasa kalagayan ng pagkalango hanggang sa inyong malaman (ang kahulugan) ng inyong binibigkas, ni kapag kayo ay nasa kalagayan ng *Janaba* (nakipagtalik sa asawa [may lumabas man na semilya o wala] o may lumabas na semilya sanhi ng panaginip at hindi pa naliligo) maliban kapag naglalakbay sa daan (nang walang sapat na tubig o dumadaan lamang sa loob ng masjid), hanggang sa matapos na inyong mahugasan ang inyong buong katawan (makaligo). At kung kayo ay may karamdaman, o naglalakbay, o ang isa sa inyo ay nanggaling sa tawag ng kalikasan, o kayo ay nakipagtalik sa mga kababaihan at wala kayong matagpuang tubig, magsagawa ng Tayammum sa pamamagitan ng malinis na lupa at haplusin ang inyong mga mukha at kamay. Katotohanan, ang Allah ay Laging Mapagbigay-Paumanhin, ang Mapagpatawad. *Surah An-Nisa 4:43)*

---

ganoon din sa aking likuran at ganoon din sa aking kanan at ganoon din sa kaliwa. Ang isang lalaki ay nagtanong. O Sugo ng Allah, paano mo makikilala ang iyong mga tauhan mula sa mga ibang tao sa pagitan ng panahon ni Noe at sa iyong mga tauhan? Ang kanyang sagot ay: Sila ay may mapuputing mukha , braso ( kamay) at paa sanhi ng kanilang paghuhugas (wudho). Wala maliban sa kanila ang may ganoon, at makikilala ko sila dahil katunayan hahawakan nila ang kanilang aklat sa kanilang kanang kamay at makikilala ko sila dahil magtatakbuhan ang kanilang mga anak sa kanilang harapan. (Ahmad)

Mula sa talaan ni Muslim ay kanyang sinabi na sinabi ni Abu Malik Al-Ash'ari ؓ na sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ:

(( الطُّهُورُ شَطْرُ الإِيْمَانِ ، وَالْحَمْدُ لِلَّهِ تَمْلأُ الْمِيْزَانَ ، وَسُبْحَانَ اللَّهِ وَاللَّهُ أَكْبَرُ تَمْلأُ مَا بَيْنَ السَّمَاءِ وَالأَرْضِ ، وَالصَّوْمُ جُنَّةٌ ، وَالصَّبْرُ ضِيَاءٌ ، وَالصَّدَقَةُ بُرْهَانٌ ، وَالقُرْآنُ حُجَّةٌ لَكَ أَوْ عَلَيْكَ ، كُلُّ النَّاسِ يَغْدُو ، فَبَائِعٌ نَفْسَهُ فَمُعْتِقُهَا أَوْ مُوْبِقُهَا ))

((A'TTOHURO SHA'TROL EEMAAN, WAL'HAMDU-LILLAAHI TAMLAO MEYZAAN, WA SUB'HAANALLAHI WALLAHU AKBARO TAMLAO MA BAYNAS SAMA-I WAL AR'DH, WAS SAWMO JUNNATON, WAS SABRO 'DHIYA-ON, WAS SADAQATO BURHAANON, WA QUR'AANO 'HUJJATON LAKA AW 'ALAYKA, KOLLON NAASI YA'GHDU, FABAAI-'ON NAFSAHO FAMO'TIQOHA AW MOWBIQOHAA ))

((Ang kalinisan (o kadalisayan) ay kabahagi sa paniniwala. Ang *Alhamdulillah*[14] ay pupunuin niya ang timbangan, at ang *Subhanallah at ang Allaho Akbar*[15] ay pupunuin nilang dalawa ang pagitan ng langit at mundo. Ang Sadaqah (Karidad) ay palatandaan, ang Sabr (Pagtitimpi o Pagtitiis) ay liwanag; at ang Kor'an ay maging (para) sa iyo o di kaya ay laban sa iyo. Bawat tao ay nag-uumpisa ng maaga at ibinibinta ang sarili, alin sa dalawa (ang mangyayari) kalayaan o di kaya ay kasiraan.

## Mga uri ng tubig na maaring gamitin sa pagdadalisay (Taharah):

1.) Tubig ng Mutlaq[16]
2.) Gamit na tubig (para pangdalisay).[17]

---

14. ang kahulugan ay : "Ang pagpupuri ay para sa Allah".

15. ang kahulugan ay : "Ang Allah ay malayo sa kapintasan at ang Allah ay Dakila".

16. Ang ganitong uri ng tubig ay itinuturing na tunay na tubig dahil sa uri ng pinanggalingan nito. Kaya pinapayagang gamitin ito ng sinuman sa paglilinis o pagdadalisay sa sarili. Ito ay binubuo ng: *Tubig na nanggaling sa ulan, niyebe at yelo *Tubig sa dagat * Tubig na nanggaling sa balon ng Zamzam * Tubig na nabago (kasama dito ang mga tubig na naiba ang kanilang anyo dahil sa matagal na panahon ng nakatago o di kaya ay dahil sa pook na kilalagyan nito o di kaya ay dahil nakahalo ito sa mga sangkap o mga materyal na hindi lahat maalis kung ito man ay tatanggalin katulad ng mga lumot, dahon ng mga punongkahoy at iba pa.)

3.) Tubig na may halong sangkap na malinis.[18]
4.) Tubig na may halong sangkap na hindi malinis.[19]

Tungkol naman sa mga natitirang tubig, (left over water) ito ay tubig na natira sa isang palayok o kaldero pagkatapos gamitin (inumin) ng iba.

**Limang (5) uri ng mga tirang tubig.**

1. Ang natirang tubig sa kaldero o palayok pagkatapos uminom dito ang mga tao.[20]
2. Ang tubig na naiwan sa isang sisidlan pagkatapos inumin ng isang "katanggap-tanggap" na hayop (katulad ng mga hayop na ang kanilang karne ay pinapayagang kainin ng mga Muslim).[21]

---

[17]. Ang kategoryang ito ay tumutukoy sa mga patak ng tubig na nanggaling sa tao pagkatapos niyang magsagawa ng wudho o ghusl (paligo). Ito ay naituturing na malinis dahil bago ito gamitin para sa pagdadalisay ay talagang tunay at malinis, at walang batayan na makapagpapatunay na ang pagkadalisay nito ay nawala. Ang salitang ito ay bumabase sa hadith ni Rabi' bint Mu'adh ؓ na kanyang isinalarawan ang pagwu-wudho ng Sugo ng Allah, na kanyang sinabi "Pinahiran niya (ang Sugo ng Allah) ang kanyang ulo (ng tubig) mula sa mga patak o tulo na naiwan sa kanyang mga kamay mula sa pagwu-wudho." Ang hadith na ito ay naisalaysay ni Ahmad at Abu Dawud. Ayon naman kay Abu Dawud, "Ang Sugo ng Allah ﷺ ay pinahiran ang kanyang ulo sa mga natitirang tubig na nasa kanyang mga kamay".

[18]. Kasama sa kategoryang ito ang tubig na may halong ibang sangkap o sustansiya katulad ng sabon, saffron, mga bulaklak at iba pang bagay na ayon sa Shariah ay malinis at puro. Ang tubig na ito ay maituturing na dalisay hangga't ito ay hindi nahahaluan ng mga bagay o sangkap na maaaring maging sanhi upang ito ay hindi na maituturing na (malinis na) tubig at hindi maaaring gamitin sa pagdadalisay sa katawan. (tingnan ang Fiqh-us-Sunnah ni As-Sayyid Sabiq, Vol. 1 page 3).

[19]. Ang kategorya ng tubig na ito ay nahahati sa dalawang kategorya: ❶ Ang isang hindi malinis na sangkap o sustansiyang nababago ang lasa, kulay at amoy ng tubig. Ang ganitong uri ng tubig ay hindi maaring gamitin sa pagdadalisay. ❷ Ang ganitong uri ng likido ay maituturing parin na tubig, Ang kahulugan nito ay ang mga sangkap o mga sustansiya ay hindi niya nabago ang lasa, kulay at amoy ng tubig, kaya ang ganitong uri ng tubig ay pinapayagang gamitin sa pagdadalisay. (tingnan ang Fiqh-us-Sunnah ni As-Sayyid Sabiq, Vol. 1 page 4).

[20]. Ayon sa katuruan ng Shariah, ang ganitong uri ng tubig ay maituturing na dalisay at puro kahit ang taong gumamit nito ay isang Muslim, o di kaya ay mga taong walang paniniwala (sa Allah swt.), taong nasa hindi pagka-dalisay na katayuan dahil sa hindi pa nakapaligo pagkatapos makipagtalik sa asawa (post-sex impurity) o di kaya ay isang babaeng nireregla. (tingnan ang Fiqh-us-Sunnah ni As-Sayyid Sabiq, Vol. 1 page 4 & 5).

3. Ang naiwanang tubig sa isang palayok o kaldero pagkatapos uminom dito and isang asno, mola, mga hayop at ibong maninila.[22]
4. Ang naiwanang tubig sa isang palayok o kaldero pagkatapos uminom dito ang pusa.[23]
5. Ang naiwanang tubig sa isang sisidlan pagkatapos mainuman ito ng baboy o aso.[24]

---

". Ang ganitong uri ng tubig ay maituturing na dalisay dahil ang hayop na uminom dito ay kinakain ng tao,ang kanyang laway ay puro. Sinabi ni Abu Bakr ibn al-Mundir, "Ang mga pantas sa Islamik ay nagkasundo na ang ganitong uri ng tubig ay maaaring inumin o gamitin sa pagdadalisay."

[22]. Ang ganitong uri ng tubig (left over water) ay maituturing na dalisay o puro, ito ay base sa hadith ni Jabir na ang Sugo ng Allah ay tinanong tungkol sa isang tubig inumin na iniwanan (pagkatapos gamitin ito) ng mga asno. Ang sagot ng Propeta sknk ay, "Puwede, at ang mga tubig inumin pagkatapos gamitin ng mga maninilang hayop." Ang hadith na ito ay mula sa salaysay ni Ash-Shaf'i, Ad-Darqutni at Al-Baihaqi na kanilang sinabi "Kung pagsasama-samahin ang mga pinanggagalingan ng hadith na ito ay lalo itong titibay." At mula sa salaysay rin ni Ibn 'Umar, na ang Sugo ng Allah sknk ay nasa paglalakbay, siya ay lumabas ng gabi. Nadaanan niya ang isang lalaking nakaupo sa tabi ng lawa. Sinabi ni 'Umar, "Nakainom ba ngayong gabi sa iyong lawa ang maninilang hayop?" Sinabihan siya ng Sugo ng Allah sknk. "O! may-ari ng lawa, huwag mong sabihin sa kanya. Hindi ito mahalaga, ang para sa kanya (ang hayop na maninila) ay kung ano ang dinadala ng kanyang tiyan at ang anuman ang kanyang naiwan ay para sa atin, tubig para sa inumin at pagdadalisay." Ito ay naisalaysay ni Ad-Darqutni. Naiulat ni Yahya ibn Sa'eed na minsan si "Umar ay kasama sa isang samahan na kabilang doon si 'Amr ibn al-'Aas, at noong sila ay dumating sa lawa, sinabi ni 'Amr, "O! may-ari ng lawa, natuklasan ba ng mga maninilang hayop ang iyong lawa? Sinabi ni 'Umar, "Huwag mong ipaalam sa amin, dahil ang mga tao ay umiinom pagkatapos ng mga maninilang hayop at ang mga maninilang hayop pagkatapos ng mga tao." Ito ay naiulat ni Malik sa kanyang al-Muwatta. (tingnan ang Fiqh-us-Sunnah ni As-Sayyid Sabiq, Vol. 1 page 5 & 6).

[23]. Ang uri ng tubig na ito (leftover water) ay maituturing na rin na dalisay. Ito ay napatunayan mula sa hadith ni Kabshah bint Ka'ab na siya, noong nasa pangangalaga ni Abu Qatadah, ay pumasok sa kuwarto upang bigyan siya ng tubig. May dumating na pusa at uminom ito ng medyo marami sa tubig, at lumapit si Qatadah para buksan ang sisidlan ng tubig upang makainom doon ang pusa ng marami. Sinabi ni Kanshah, "napansin niya na siya ay aking pinanonood."Siya ay nagtanong, "Nabigla kaba, aking pamangkin? Ang sagot ko ay "Oo". Kanyang sinabi "Ang Sugo ng Allah, sknk ay kanyang sinabi "Ito (ang pusa) ay malinis at nakikipaghalubilo sa inyo."

[24]. Ang ganitong uri ng natirang tubig ay itinuturing na hindi malinis at dapat na maiwasan. Naitala ito ni Al-Bukhari at Muslim, mula sa autoridad ni Abu Hurairah, na sinabi ng Sugo ng Allah, "kung ang aso ay uminom sa isa sa inyong mga sisidlan, ay hugasan ito ng pitong beses." At idinagdag pa ni Ahmad at Muslim, "linising

## Ang mga pamamaraan kung paano isinasagawa ang paghuhugas (wudho')[25]:

1. Mag-umpisa sa iyong layunin (na ang paghuhugas na iyong isasagawa ay) upang dalisayin ang iyong sarili. (kinakailangan ding pakiramdaman mo ang iyong sarili kung kailangan mo bang magsagawa ng **Istinja**[26] o hindi).

---

mabuti ang isa sa inyong mga sisdlan kung ito man ay malaklakan o mahimud ng aso ng pitong beses, ang unang paglilinis ay may kasamang buhangin o lupa." Tungkol naman sa tubig na naiwanan ng baboy ay maliwanag na itinuturing na ito ay marumi.

[25]. Nai-ulat ni Humran ﷺ, ang alipin ni 'Uthman : at kanyang sinabi " Nakita ko si 'Uthman bin 'Affan ﷺ na nanghingi ng (isang malaking basong) tubig (at noong maibigay sa kanya) ay binuhusan niya ng tubig ang kanyang mga kamay at hinugasan ito ng tatlong beses at inilagay niya ang kanyang kanang kamay sa loob ng sisidlan ng tubig (at kumuha ng sandakot na tubig) at siya ay nagmumog, hinugasan niya ang kanyang ilong sa pamamaraang pagsinghot ng tubig at pagkatapos ay isininga ito. Ang sumunod ay hinugasan niya ang kanyang mukha at kamay hanggang siko ng tatlong beses, ipinunas niya ang kanyang basang palad sa ibabaw ng kanyang ulo at kanyang hinugasan ang kanyang mga paa hanggang bukong-bukong ng tatlong beses. Pagkatapos ay sinabi ng Sugo ng Allah' sknk, " Kung mayroon mang taong magsasagawa nang paghuhugas na kahalintulad nang sa akin at magdasal ng dalawang rak'at na wala siyang iniisip ng iba (at walang relasyon sa kasalukuyang pagdarasal) ay siya ay bibigyan ng kapatawaran sa kanyang mga nakaraang pagkakasala". (Sahih al-Bukhari, Volume 1, Chapter no. 24, Hadith no. 161 page 113)

[26]. Ang kahulugan ng Istinja ay ang pagbibigay pansin sa panawagan ng kalikasan (mai-ihi o madudumi) at ang pagpasok sa palikuran dahil sa sariling pangangailangan. Lalung katanggap-tanggap kung uunahin ito bago isagawa ang mga paghuhugas (wudho) para sa pagdarasal. Sa pagpasok sa palikuran ay ang kaliwang paa ang unang ihahakbang papasok at banggitin ang:

(بِسْمِ اللّٰه) اَللّٰهُمَّ إِنِّي أَعُوْذُ بِكَ مِنَ الْخُبْثِ وَالْخَبَائِثِ

(Bismillahi)"Allahumma innee a'udhobika minal 'khobthe wal 'khabaa-ith",

Ang kahulugan ay (Sa Ngalan ng Allah) " O! Allah ako ay nagpapakupkop sa iyo mula sa mga masasama at sa mga gumagawa ng mga kasamaan." At pagkatapos mong gamitin ang palikuran ay unang ihakbang ang kanang paa sa paglabas at banggitin ang Ghufraanak: غُفْرَانَكَ "Ang kahulugan ng Ghufraanak ay: "Hinihiling ko (ya Allah!) ang iyong kapatawaran."

2. *Tasmiyyah:* Bigkasin ang "Bismillah" [27] at hugasan ang dalawang kamay[28]. hanggang galang-galangan.
3. *Madhmadhah:* Magmumog[29] ng tatlong beses (mas mainam kung ito ay masipilyuhan[30]).

---

"Tandaang mabuti, kapag iihi o dudumi sa labas ay kinakailangang ikubli ang sarili sa paningin ng tao at huwag humarap sa Qiblah (sa direksiyon ng Makkah),Sahih Muslim Vol 1a, hadith no. 262, page 178. Mas makabubuti sa kanila ang humarap sa ibang direksiyon. Lalung kanais-nais na gamitin ang tubig sa paghuhugas ng ihi at dumi (Sahih Muslim Vol 1a, hadith no. 270, page 181), subalit kung walang makitang tubig ay pinapayagan ang ***(Istijmar)*** gumamit ng isang malinis na bagay katulad ng bato (tatlong piraso) at ihipo ito sa dinadaanan ng ihi at ang malinis o tuyong buhangin (ipahid ito sa dinadanan ng dumi, kinakailangang maraming beses hanggang sa matiyak mong nalinis ito ng mabuti) kung ito ay dumi. Ang paggamit sa kaliwang kamay ay ipinag-utos (Sahih Muslim Vol 1a, hadith no. 267, page 180)."

[27]. Ang pagbigkas sa *Tasmiyyah* o Bismillah (Sa Ngalan ng Allah) bago maghugas ay kanais-nais dahil sinabi ng karamihan sa mga kasamahan ng Propeta sknk, na kanilang sinabi na sinabi ng Propeta sknk:

(( لاَ وُضُوءَ لِمَنْ لَمْ يَذْكُرِ اسْمَ اللهِ عَلَيْهِ ))

**LA- WU'DHO A LIMAN LAM YA'DHKORISMALLAAHI 'ALAYHI**

Ang kahulugan ay: (( Walang pagdadalisay sa kanya na hindi binanggit ang pangalan ng Allah (bago isagawa ang wudho. )) (Abu Dawud 1:75). Tingnan ang larawan bilang 1 & 2 sa pahina 21. Subalit kung ang isa ay nasa loob ng palikuran o banyo, ay hindi na niya dapat banggitin ang Tasmiyyah ng malakas bagkus dapat lang na ito ay maisapuso lamang / Fatawa Islamiyyah Vol. 2 Page 74 (Ibn Uthaimen).

[28]. Itinatagubilin ang paghuhugas sa mga kamay bago ilagay ang kamay sa sisidlan ng tubig, lalung-lalo na kapag ang tao ay kagigising lang galing sa pagtulog, dahil mula sa talaan ng dalawang sahih (Sahih Bukhari and Sahih Muslim) na si Abu Hurayah ﷛ ay nagsabi na sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ:

((إِذَا اسْتَيْقَظَ أَحَدُكُمْ مِنْ نَوْمِهِ فَلاَ يُدْخِلْ يَدَهُ فِي الْأَنَاءِ قَبْلَ أَنْ يَغْسِلَهَا ثَلاَثًا، فَإِنَّ أَحَدَكُمْ لاَ يَدْرِي أَيْنَ بَاتَتْ يَدُهُ))

**" I'DHAS TAYQA'DHA A'HADUKOM MINNAWMIHI FALA YUD'KHIL YADAHO FIL-ANA-I QABLA AYYA'GHSILAHA 'THALAATHAN, FAIN A'HADAKOM LA-YADRI AYNA BA-TAT YADUHO."**

Ang kahulugan ay: (( kapag nagising ang isa sa inyo galing sa pagtulog, ay huwag ilagay ang kanyang kamay sa sisidlan ng tubig hanggang sa mahugasan niya muna ito ng tatlong beses, dahil hindi niya alam kung saan nakarating sa gabing iyon ang kanyang mga kamay." (Fath Al-Bari 1:316, Muslim 1:233)

[29]. Tingnan ang larawan bilang 3 sa pahina 21.

4. *Istinshaq:* Linisin ang loob ng ilong sa pamamaraang pagsinghot ng tubig ng tatlong beses at isinga ito. [31]
5. Hugasan ang buong mukha (hanggang sa dulo ng mukha na tinutubuan ng buhok at ihaplos ang mga kamay pababa sa iyong balbas[32]) ng tatlong beses.
6. Hugasan ang mga braso hanggang siko [33] ng tatlong beses, (mag-umpisa sa kanang kamay bago kaliwa).
7. Punasan ang buhok ng basang kamay, minsan lamang (mag-umpisa sa noo pababa sa batok at pabalik) at ibaba ito sa dalawang tayngang nakapasok sa loob ng taynga ang dalawang hintuturo upang linisin ang loob nito at hinahaplos naman ng hinlalaki ang labas ng taynga .
8. Hugasan ang mga paa hanggang bukong-bukong ng tatlong beses, mag-umpisa sa kanang paa bago kaliwa. Tungkol naman

---

[30]. Nai-ulat ni Abu Hurairah ﷺ : Sinabi ng Sugo ng Allah: "Kung hindi dahil sa maaaring maging pabigat sa mga mananampalataya ay naipag-utos ko sana sa kanila ang paggamit ng 'Siwak" (sipilyo) sa bawat orasan ng pagdarasal." (Sahih Muslim, Chapter 102 , Hadith 487, page 158)

[31]. Sinabi ni Laqit bin Sabrah ﷺ, "Sinabi ko, O Sugo ng Allah! Sabihan mo ako tungkol sa Wu'dho', Ang sagot ng Sugo ng Allah ﷺ:

(( أَسْبِغِ الْوُضُوءَ، وَخَلِّلْ بَيْنَ الأَصَابِعِ، وَبَالِغْ فِي الاسْتِنْشَاقِ إِلاَّ أَنْ تَكُونَ صَائِمًا))

**"ASBI'GHIL WU'DHO', WA 'KHALLIL BAYNAL ASAABI'I, WA BAALI'GH FIL ISTINSHAAQI ILLA AN TAKUNA SA-IMAN"**

Ang kahulugan ay: "Isagawa ng maayos ang Wu'dho', hugasan ng tubig ang bawat pagitan ng iyong mga daliri at **labisan ang paglilinis (ito ang pasinghot ng tubig at isinga ito) sa inyong ilong, maliban kung ikaw ay nag-aayuno**." Abu Dawud 1:99. Tingnan ang larawan bilang 4 sa pahina 21.

Mula naman sa hadith ni Hammam bin Munabbih ay kanyang sinabi na maraming hadith ang naiparating ni Abu Hurairah sa amin mula sa Sugo ng Allah ﷺ at isa sa mga ito ang, "Kapag ang isa sa inyo (ay magsasagawa ng wudho') kinakailangang magsinghot ng tubig at linisin (ang loob ng ilong). Sahih Muslim Vol. 1,page 153

[32]. Naitala ni Imam Ahmad na sinabi ni Abu Wa'il, "Nakita ko si 'Uthman (bin Affan) noong siya ay nagsasagawa ng Wu'dho'.... Noong hugasan niya ang kanyang mukha ay pinadaan ang kanyang mga daliri pababa sa kanyang balbas ng tatlong beses. Kanyang (Uthman) sinabi " Nakita ko ang Sugo ng Allah sknk na kanyang ginagawa ang mga (galaw na) nakita ninyo na aking ginagawa." (Jami' Al-Masanid was-Sunan 17:197). Tingnan ang larawan bilang 5 sa pahina 21.

[33]. Tingnan ang larawan bilang 6 sa pahina 21.

sa mga nakasuot ng medyas (naisuot niya ito noong siya ay nasa katayuan ng pagkadalisay) ay maaari lamang para sa kanya ang ipunas ang kanyang basang palad sa ibabaw ng kanyang medyas (ang kanang kamay sa kanang paa at ang kaliwang kamay sa kaliwang paa.). [34]

**9.** Kapag natapos ang pagwu-wudho sa isang ganap at maayos na pamamaraan[35] ay lalung kanais-nais kung ikaw ay humarap sa qiblah o ang direksiyon ng Makkah at bigkasin ang panalangin na ito: "Ash-hadu Alla-ilaaha Illallahu wa anna Mu'hammadan 'Abduho wa Rasuluho".[36] Lalong maganda kung makapagsagawa ka ng dalawang rak'at na pagdarasal na sunnat. [37]

---

[34]. Tungkol naman sa mga nakasuot ng medyas ay maaari sa kanila na gayahin ang sunnah ng Propeta ﷺ na ipinupunas ang kanyang basang palad sa ibabaw ng kanyang medyas. Ayon kay Aws bin Abi Aws, "Nakita ko ang Sugo ng Allah sknk na nagwu-wudho' at pinahiran (ng basang palad) ang ibabaw ng kanyang medyas. Siya ay tumayo para magsagawa ng pagdarasal." Ahmad 4:8, Ang bisa ng pagpupunas sa medyas ay pinapayagan sa mga manlalakbay ng tatlong araw at tatlong gabi at isang araw at isang gabi sa mga residente (Sahih Muslim Vol 1a, hadith no. 276, page 184) Pagkatapos ng paghuhugas ay bigkasin ang: "Ash-Hadu Alla-Ilaaha Illallaahu Wahdahu Laa Shareekalah, Wa Ash-Hadu Anna Muhammadan Rasulollah."

[35]. Sinabi ni 'Umar bin Al-Khattab ﷺ na minsan may isang lalaking nagsagawa ng pagwu-wudho at may naiwanang parte sa kanyang paa na kasinlaki ng kuko na hindi nabasa. Nakita ito ng Propeta sknk. At sinabihan siya:

(( ارجِعْ فَأَحْسِنْ وُضُوءَكَ ))

" ARJI' FA-A'HSINU WU'DO-AKA"

Ang kahulugan ay: "Bumalik ka at magsagawa ng maayos na pagwu-wudho'". (Muslim 1:215)

Sinabi ni 'Abdullah bin 'Amr: "Minsan sa aming paglalakbay, ang Sugo ng Allah sknk. ay naatraso. Inabutan niya kaming (nagmamadaling) nagwu-wudho dahil sa may nalalabi pang kunting oras sa salatul 'Asr na kasalukuyang pinapahiran namin ang aming mga paa. Siya ay sumigaw at ang kanyang sinabi ay:

(( أَسْبِغُوا الْوُضُوءَ وَيْلٌ لِلأَعْقَابِ مِنَ النَّارِ ))

" ASBI'GUL WU'DHO-A WAYLOLLIL A'QAABI MINAN NAAR"

Ang kahulugan ay (( "Isagawa ang pagwu-wudho' ng mahusay. Iligtas ang inyong mga sakong mula sa apoy (ng impiyerno).)) Fat'h Al-Bari 1:319, Muslim 1:214.

. Sinabi ng Propeta sknk:

((مَا مِنْكُمْ مِنْ أَحَدٍ يَتَوَضَّـــأُ فَيُبْلِغُ أَو فَيُسْبِغُ الْوُضُوءَ ، يَقُولُ: أَشْهَدُ أَنْ لاَ إِلَـــهَ إِلاَّ اللَّهُ وَ أَنَّ مُحَمَّدًا عَبْدُهُ وَرَسُولُهُ ، إِلاَّ فُتِحَتْ لَهُ أَبْوَابُ الْجَنَّةِ الثَّمَانِيَةِ ، يَدْخُلُ مِنْ أَيِّهَا شَاءَ))

"MA MINKOM MIN A'HADIN YATAWADDHA-O FAYABLI'GHO AW FAYUSBIGHOL WU'DHO, YAQULO: "ASH-HADU ALLAAILA-HA ILLALLAHU, WA ANNA MU'HAMMADAN 'ABDUHO, WA RASULUHO, ILLA FUTI'HAT LAHU ABWAAB ALJANNATI-THTHAMAANIYYATI, YAD'KHULO MIN AYYIHA-SHA-A."

Ang kahulugan ay: "((Kung sino man sa inyo ang magsagawa ng maayos na pagwu-wudho' at banggitin ang, " Ako ay sumasaksi na walang diyos na karapat dapat sambahin maliban sa Allah at si Muhammad ay kanyang alipin at Sugo, Ang walong pintuan ng Paraiso ay mabubuksan para sa kanya para pumasok doon kahit saang pintuan ang magustuhan niya.))" (Muslim 1:209, Ahmad 4:153, Abu Dawud 1:118, An-Nasai 1:92, Ibn Majah 1:159).

. Ayon kay 'Uqbah bin 'Amir, kanyang narinig ang Propeta ﷺ habang siya (ang Propeta) ay nagbibigay ng talumpati;

((مَا مِنْ مُسْلِمٍ يَتَوَضَّـــأُ فَيُحْسِنُ وُضُوءَهُ، ثُمَّ يَقُومُ فَيُصَلِّي رَكْعَتَيْنِ مُقْبِلاً عَلَيْهِمَا بِقَلْبِهِ وَوَجْهِهِ، إِلاَّ وَجَبَتْ لَهُ الْجَنَّةُ))

"MA MIN MUSLIMIN YATAWADDHA-O FAYU'HSINO WU'DHO-AHO, 'THUMMA YAQOWMO FAYUSALLI RAK'ATAYNI MUQBILAN 'ALAYHIMAA BIQALBIHI WA WAJHIHI, ILLA WAJABAT LAHUL JANNAT(O)."

Ang kahulugan ay: "Ang sinumang Muslim na magsagawa ng maayos na wudho', pagkatapos ay magdasal ito ng dalawang rak'at na may kasamang lubos na pagpapahalaga mula sa kanyang puso at mukha (may kasamang pagsunod ng kanyang mga bisig at paa at mapagpakumbabang puso) ay makakamit niya ang Paraiso."

## Mga Larawan Sa Paghuhugas (Wudho):



# ANG TAYAMMUM

## التيمم

**Tayammum** (Dry Ablution) ay isang uri ng pagdadalisay na nagpapahintulot upang gamitin ang malinis na lupa, buhangin at alikabok bilang kahalili ng tubig sakaling walang paraan upang makakita ng tubig pangdalisay. Ang tayammum ay ipinahayag[38] ng Allah swt bilang tulong at biyaya sa mga mananampalataya upang mapagaan para sa kanila ang paglingkod sa Allah ﷻ. Katulad ng mga mananampalatayang may sakit, sila ay pinapayagang magsagawa ng tayammum kung sakaling makasasama sa kanilang karamdaman ang tubig, ganoon din ang mga mananampalatayang Muslim na nasa katayuang paglalakbay at nasa kalagitnaan ng disyerto o di kaya ay nakasakay sa mga sasakyang panlupa o pang himpapawid subalit ang paghahanap ng tubig pangdalisay ay mahirap makita.

---

[38]. Ang pagkakapahayag sa Tayammum ay nangyari ito sa isang okasyon o pangyayari. Naitala ni Bukhari na sinabi ni 'Aishah ra., " Kami ay kasama mula sa isa sa mga paglalakbay ng Sugo ng Allah sknk hanggang kami ay makarating sa Al-Baydaa' o Dhaat-ul-Jaysh, kung saan napatid (at nawala) ang aking kuwentas. Ang Sugo ng Allah sknk ay nagpaiwan doon upang hanapin ang aking kuwentas ganun din ang mga kasamahan niya. Walang mapagkunan ng tubig o sila ay may dalang tubig (na sapat para sa kanilang pagdadalisay at pangangailangan) sa pook na iyon, kaya ang mga tao ay nagsumbong kay Abu Bakr As-Siddiq at kanilang sinabi, hindi mo ba nakita ang ginawa ni 'Aishah! Pinatigil niya ang Sugo ng Allah sknk at ang mga tao sa pook na walang tubig at sila rin ay walang tubig (na sapat para sa kanilang pagdadalisay at pangangailangan) na dala. Si Abu Bakr ra. Ay dumating habang ang Sugo ng Allah sknk ay natutulog na ang kanyang ulo ay nasa aking hita. Sinabi niya sa akin, Pinigilan mo ang Sugo ng Allah sknk. at ang mga tao sa pook na walang mapagkukunan ng tubig at sila ay walang dalang tubig. Kaya binalaan niya ako at sinabi ang mga bagay na gusto ng Allah swt na kanyang sabihin at sinaktan niya ako sa kanyang mga kamay. Walang makakapagpigil sa akin upang gumalaw (dahil sa sakit) maliban sa posesyon ng Sugo ng Allah sknk. sa aking mga hita. Ang Sugo ng Allah sknk. ay nagising ng magbukang liwayway at walang tubig. Kaya ipinahayag ng Allah swt. ang bersekulo para sa Tayammum, at silang lahat ay nagsagawa ng Tayammum. Sinabi ni Usayd bin Hudayr, " O pamilya ni Abu Bakr! Hindi lang ito ang unang pagpapala sa iyo, pagkatapos ang kamelyong aking sinasakyan ay inalis mula sa kanyang kinalalagyan at nakita ang kuwentas sa kanyang ilalim." (Fat'h Al-Bari 1:514, Muslim 1:279.)

Ang Tayammum sa teknikal na kahulugan ayon sa teolohiyang Islamik ay: "ang hangarin upang isagawa ang pagdadalisay sa sarili." Ito ay nagpapatunay na ang pagdadalisay sa pamamaraan ng tayammum ay nagpapaliwanag sa mga pangunahing layunin nito upang dalisayin muna ang espirituwal na pangangailangan para sa isang lubos at taos-pusong paglilingkod sa Allah swt. sa lahat ng oras.

وقال تعالى: ﴿ وَإِنْ كُنْتُمْ مَرْضَى أَوْ عَلَى سَفَرٍ أَوْ جَاءَ أَحَدٌ مِنْكُمْ مِنَ الْغَائِطِ أَوْ لامَسْتُمُ النِّسَاءَ فَلَمْ تَجِدُوا مَاءً فَتَيَمَّمُوا صَعِيداً طَيِّباً فَامْسَحُوا بِوُجُوهِكُمْ وَأَيْدِيكُمْ مِنْهُ مَا يُرِيدُ اللَّهُ لِيَجْعَلَ عَلَيْكُمْ مِنْ حَرَجٍ وَلَكِنْ يُرِيدُ لِيُطَهِّرَكُمْ ﴾

At sinabi ng Allah ﷻ :

"At kung kayo ay may karamdaman, o naglalakbay, o ang isa sa inyo ay nanggaling sa tawag ng kalikasan, o kayo ay nakipagtalik sa mga kababaihan at wala kayong matagpuang tubig, magsagawa ng Tayammum sa pamamagitan ng malinis na lupa at haplusin kasama niyon ang inyong mga mukha at kamay. Hindi gusto ng Allah na kayo ay mailagay sa kahirapan subalit gusto Niyang kayo'y dalisayin [39] .

قَالَ تَعَالَى : ﴿ وَإِنْ كُنْتُمْ مَرْضَى أَوْ عَلَى سَفَرٍ أَوْ جَاءَ أَحَدٌ مِنْكُمْ مِنَ الْغَائِطِ أَوْ لامَسْتُمُ النِّسَاءَ فَلَمْ تَجِدُوا مَاءً فَتَيَمَّمُوا صَعِيداً طَيِّباً فَامْسَحُوا بِوُجُوهِكُمْ وَأَيْدِيكُمْ إِنَّ اللَّهَ كَانَ عَفُوّاً غَفُوراً ﴾

Sinabi ng Allah swt:

"At kung kayo ay may karamdaman, o naglalakbay, o ang isa sa inyo ay nanggaling sa tawag ng kalikasan, o kayo ay nakipagtalik sa mga kababaihan at wala kayong matagpuang tubig, magsagawa ng Tayammum sa pamamagitan ng malinis na lupa at haplusin kasama niyon ang inyong mga mukha at kamay. Katotohanan ang Allah ay lubos na Mapagpatawad.[40]

Mula sa Hadith: "Naisalaysay ni Jabir bin 'Abdullah ra. na sinabi ng Propeta (sknk): "Ipinagkaloob sa akin ang limang bagay na ito na

---

[39]. Surah Al-Maidah 5:6
[40]. Surah An-Nisa 4:43

hindi naipagkaloob kaninuman sa mga nauna sa akin. Ginawa akong matagumpay ng Allah (swt) sa pamamagitan ng paninindak (para matakot ang mga kaaway) sa layo ng isang buwang lalakbayin. Ang lupa ay ginawa para sa akin (at ang aking mga tagasunod) na pook dasalan at dalisayan (para tayammum). Samakatuwid, (sinuman sa aking mga tagasunod ay) karapat-dapat na magdasal sa bawat pagsapit ng takdang oras nang pagdarasal. (ang ibang tatlong bagay na ipinagkaloob sa Propeta (sknk) ay: Ang booty (mga nasamsam (nadambong) sa kaaway sa digmaan) ay ginawang legal. Ang pamamagitan sa Araw ng Paghuhukom at Siya ay ginawang Sugo para sa Sanlibutan).[41]

Sinabi ni Abu Hurayrah ra. na sinabi ng Sugo ng Allah (sknk):

(( إِذَا تَوَضَّأَ الْعَبْدُ الْمُسْلِمُ أَوِ الْمُؤْمِنُ فَغَسَلَ وَجْهَهُ ، خَرَجَ مِنْ وَجْهِهِ ، كُلُّ خَطِيئَةٍ نَظَرَ إِلَيْهَا بِعَيْنَيْهِ مَعَ الْمَاءِ أَوْ مَعَ آخِرِ قَطْرِ الْمَاءِ ، فَإِذَا غَسَلَ يَدَيْهِ خَرَجَ مِنْ يَدَيْهِ كُلُّ خَطِيئَةٍ بَطَشَتْهَا يَدَاهُ مَعَ الْمَاءِ أَوْ مَعَ آخِرِ قَطْرِ الْمَاءِ ، فَإِذَا غَسَلَ رِجْلَيْهِ خَرَجَتْ كُلُّ خَطِيئَةٍ مَشَتْهَا رِجْلَهُ مَعَ الْمَاءِ أَوْ مَعَ آخِرِ قَطْرِ الْمَاءِ، حَتَّى يَخْرُجَ نَقِيًّا مِنَ الذُّنُوبِ ))

((I'DHA TAWADDA AL 'ABDUL MUSLIMO AWIL MO'-MIN FA'GHASALA WAJ-HAHO, 'KHARAJA MIN WAJ-HIHI, KOLLO 'KHA'TEEATIN NA'DHARA ILAYHA BI'AYNAYHI MA'AL MA-I AW MA'A AA'KHIRI QATRIL MAA, FAI'DHA GHASALA YADAYHI, 'KHARAJA MIN YADAYHI, KOLLO 'KHA'TEEATIN BA'TASHA'T-HA YADAHO MA'AL MA-I AW MA'A AA'KHIRI QATRIL MAA, . FA-I'DHA GHASALA RIJLAYHI, 'KHARAJAT KOLLO 'KHA'TEEATIN MASHAT-HA RIJLAHO MA'AL MA-I AW MA-'A AA'KHIRI QATRIL MAA, 'HATTA YA'KHRUJA NAQIYYAN MINA'DDHUNUB ))

" Kapag nagsasagawa ng wudho' ang isang Muslim o ang isang alipin na may paniniwala at hugasan niya ang kanyang mukha, bawat pagkakasalang nakita ng kanyang mata ay maaalis sa kanyang mukha kasama ng tubig o kasama sa pinakahuling patak ng tubig. Kapag hinugasan niya ang kanyang mga kamay, bawat pagkakasalang nagawa ng kanyang kamay ay maaalis mula sa kanyang mga kamay kasama ng tubig o kasama sa pinakahuling patak ng tubig. Kapag hinugasan niya ang kanyang paa, bawat pagkakasalang nagawa ng

[41] Bulugh-al-Maram, Book of Purification, Chapter 9, page 51

kanyang mga paa ay maaalis kasama ng tubig o kasama sa pinakahuling patak ng tubig. Hanggang sa siya ay magtapos na walang kasalanan," [42]

## Mga Pamamaraan sa Pagtatayammum[43]

1. Ang Niyyat (hangarin) ay upang dalisayin ang sarili para sa pagdarasal na isasagawa at bigkasin ang "Bismillah". (at sabay)
2. Itapik (Ihampas) ang dalawang palad (ng kamay) nang isang beses sa (tuyong) lupa o buhangin, bato o pader na may alikabok at ipunas ito minsan sa mukha at mga kamay (ihaplos ang kaliwang kamay sa kanan at ganoon din ang kanan sa kaliwa nang tig-isang beses).

- Sa tuwing sasapit ang oras ng pagdarasal, ang pagsasagawa ng tayammum ay dapat ulitin.

## Ang Mga Bagay na Nakapagpapawalang-bisa Sa Wudho.

1. Ang pag-ihi, pag-dumi, ang tiyak na paglabas ng hangin[44] (utot) at paglabas ng likido o mga ibang likido katulad ng

---

[42]. Al-Muwatta' 1:32, Muslim 1:215

[43]. Nai-ulat ni 'Ammar bin Yasir ﷺ : Ipinadala ako ng Propeta ﷺ sa isang paglalakbay, Ako ay napaloob sa katayuang Janaba (dahil ako ay nanaginip sa aking pagtulog at may lumabas na semin) at wala akong makitang tubig. (Para isagawa ang tayammum) Ako ay nagpagulong-gulong sa lupa na parang hayop, pagkatapos, nang ako'y makabalik sa Propeta ﷺ ay binanggit ko sa kanya ang pangyayaring ito. Kanyang sinabi, "Sapat na para sa iyo ang gawin ito sa iyong mga kamay sa ganitong pamamaraan". Itinapik (ipinagpag) niya minsan ang kanyang mga kamay sa lupa at hinaplos ito sa kanyang mga kamay, ang kaliwa sa kanan at sa ibabaw ng kanyang mga palad at sa kanyang mukha. (Muttafaqon 'Alayh / Mula sa salaysay ni Muslim) At mula naman sa salaysay ni al-Bukhari: " Tinapik niya ang lupa (ang Propeta) sa pamamagitan ng kanyang dalawang palad at pagkatapos ay hinipan ang alikabok (sa kanyang mga palad) at ipinahid (hinaplos) ang palad ng kanyang mga kamay sa ibabaw ng kanyang mukha at mga kamay. (Bulugh Al Maram, Book of Purification, Chapter 9, page 52)

[44]. Kung mayroong pag-aalinlangan tungkol sa paglabas ng hangin o utot ay ibase ito sa Hadith ng Propeta ﷺ na kanyang sinabi: (( لاَ يَنْصَرِفْ حَتَّى يَسْمَعَ صَوْتًا أَوْ يَجِدَ رِيحًا ))
"Huwag siyang umalis (sa pagdarasal) hangga't marinig niya ang tunog o di kaya ay maamoy niya ang baho." (Al-Bukhari no. 177 at Muslim no. 361/ Fatawa Islamiyah)

dugo o tamud mula sa (ari) maselang bahagi ng ating katawan.

2. Matulog (ng malalim)[45] o mawalan ng malay tao.
3. Ang sumuka.
4. Mahawakan nang walang sapin ang (ari) maselang bahagi ng ating katawan.
5. Ang kumain ng karne ng kamelyo[46].

---

[45]. ito ay base sa sinabi ng Propeta ﷺ : (( الْعَيْنُ وِكَاءُ السَّهِ، فَمَنْ نَامَ فَلْيَتَوَضَّأْ )) "Ang mata ay karugtong ng (butas sa) puwit, kaya kapag natulog ang dalawang mata, ang karugtong (ang butas ng puwit) ay nakabukas, at kung nakatulog ay maghugas (Wudho'). (Ahmad 4:96, Ad-Darimi no. 722 at Nasai sa Al-Kubra no. 582 / Fatawa Islamiyah)

[46]. Ito ay base sa Hadith ng Propeta (sknk) na kanyang sinabi: (( تَوَضَّؤُوا مِنْ لُحُومِ الْإِبِلِ )) " Mag-wudho' pagkatapos kumain ng karneng kamelyo" (At-Tirmidhi no. 81 at Abu Dawood no. 184/ Fatawa Islamiyah.)

## Kabanata-2

# Ang Panawagan sa Pagdarasal (Al-Athaan) ( الأذان )

Sinabi ng Allah ﷻ :

﴿ وَأَذَٰنٌ مِّنَ ٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦٓ ﴾

"At ang panawagan ay mula sa Allah at sa Kanyang Sugo." [At-Tawbah 9:3]

قال تعالى: ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِذَا نُودِىَ لِلصَّلَوٰةِ مِن يَوْمِ ٱلْجُمُعَةِ فَٱسْعَوْاْ إِلَىٰ ذِكْرِ ٱللَّهِ وَذَرُواْ ٱلْبَيْعَ ۚ ذَٰلِكُمْ خَيْرٌ لَّكُمْ إِن كُنتُمْ تَعْلَمُونَ ﴾

At sinabi ng Allah (swt):

"O kayong mga nananampalataya (Muslim), kapag ang *panawagan sa As-Salat* (Aththaan) ay naipahayag (sa inyo) para sa Biyernes na pagdarasal ay magpunta (sa pagdarasal) upang gunitain ang Allah at iwanan ang inyong mga kalakalan (at ibang mga gawain). Iyan ang makabubuti sa inyo kung alam lang ninyo ito." (Al-Jumu'ah 62:9)

قال تعالى: ﴿ وَإِذَا نَادَيْتُمْ إِلَى ٱلصَّلَوٰةِ ٱتَّخَذُوهَا هُزُوًا وَلَعِبًا ۚ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمْ قَوْمٌ لَّا يَعْقِلُونَ ﴾

Sinabi ng Allah (swt):

"At kapag inyong ipinapahayag ang panawagan (*Aththaan*) para sa *As-Salat,* ginagawa nila (maliban) bilang isang tampulan ng

pangungutya at katuwaan ito[47] ; iyon ay dahil sila ay mga taong hindi nakakaunawa[48] (sa naidudulot nitong kabutihan sa sangkatauhan).

Ang Athaan ay binubuo ito ng mga katagang nakatakda at ginagamit ito bilang panawagan sa mga mananampalatayang Muslim kapag sumapit ang oras ng pagdarasal. Ang panawagan na ito ay Sunnat sa bawat pagsapit ng oras ng sama-samang pagdarasal. Ang panawagan sa pagdarasal ay nabuo sa panahon na ang Propeta (sknk) ay nasa Madinah[49]. Ang athaan ay may mahalagang kahulugan

---

[47]. Ito ay tumutukoy sa mga Hudyo at Kristiyano. Basahin ang Al-Maidah 5:59.

[48]. Al-Maidah 5:58.

[49].Ang pagkabuo ng Aththaan ay nagmula ito noong naghahanap ang Propeta Muhammad ﷺ kung ano ang magandang pamamaraan upang mabigyang pansin nang lahat ng mga Muslim ang pagsapit ng oras sa pagdarasal at maisagawa ito ng sama-sama (Salat-ul-Jamaah). Ang Propeta sknk. ay humingi ng mga magagandang kuro-kuro mula sa kanyang mga kasamahan tungkol sa kanyang binabalak subalit ang gusto ng iba ay gamitin ang kampana o di kaya ay tambuli at ang iba naman ay magpa-usok.

Nai-ulat ni Abdullah bin Zaid ؓ : Noong nagpabilin ang Propeta ﷺ para sa isang kampana upang gamitin ito sa pag-aayos sa pagsamba, may isang lalaking nagpunta sa akin habang ako ay natutulog na may kampana sa kanyang kamay (at sa aking panaginip). Sinabi ko (sa kanya): O! Abdullah, ibinibinta mo ba ang kampanang iyan? Siya ay nagtanong (sa akin): Ano ang gagawin mo rito? Sinabi ko: Gagamitin namin (ito) para sa pagdarasal. Siya ay nagsabi: Hindi ba puwedeng maturuan kita ng mas mabuti (diyan)? Oo ang sabi ko. Siya ay nagsabi: Kinakailangang manawagan ka: Ang Allah ay Dakila, hanggang sa katapusan (ng Athaan) at ganoon din ang Iqamaat. Kinaumagahan, ako ay nagpunta sa Sugo ng Allah sknk. at sinabi ko sa kanya ang aking nakita (sa panaginip). Siya (ang Propeta ﷺ ) ay nagsabi: Katotohanan iyan ay tutuong panaginip kung gustuhin ng Allah ﷻ . Kaya (sabi ng Propeta ﷺ ) tumayo ka kasama si Bilal ؓ at turuan mo siya kung ano ang nakita mo (sa iyong panaginip) at isagawa ang panawagan sa pagdarasal kasama siya dahil siya ay may mataas na boses kaysa sa iyo. Ako ay tumayo kasama si Bilal ؓ at inumpisahan kung ituro sa kanya, at kanyang ginawa ang panawagan na ito. Kanyang sinabi na narinig ito ni Omar bin al-Khattab ؓ sa kanyang bahay. Siya ay lumabas na hawak-hawak ang kaniyang saya at sinabi: O! Sugo ng Allah, ang Kaisa-isang nagpadala sa iyo kasama ang katotohanan, aking nakita (sa panaginip) kasintulad sa ipinakita sa kanya. Pagkatapos sinabi ng Sugo ng Allah: Ang lahat ng papuri ay para sa Allah. (Abu Daud at Ibn Majah).

Si Bilal ibn Ribah ؓ ay isang negrong galing Aprika na dati'y isang alipin. Siya ay kasama sa mga taong maagang yumakap sa Islam at kauna-unahang Muaththen (Tagatawag) ng sambayanang Muslim.

sa Islam at ito ay hindi maaaring ihambing sa mga walang kahulugang tunog ng kampana o sa mga ingay ng tambuli. Ang a'dhaan ay naglalaman ng mga pangungusap at paanyaya mula sa kaluluwa ng bawat isa para sa kaluluwa ng buong sangkatauhan upang humarap sa Allah ﷻ at sumunod sa mga katuruan ni Propeta Muhammad ﷺ bilang Sugo ng Allah upang mapaunlad at matustusan ang ating espirituwal na pangangailangan. Ang kalugod-lugod at matamis na himig ng panawagan ng a'dhaan ay maririnig natin sa umaga't hapon, sa paglubog ng araw hanggang sumapit ang katahimikan ng gabi mula sa libo-libong daang minaret ng mga Mosque sa buong daigdig. Ang mensahe ng panawagang ito ay ipinababatid at ipinakikilala ang Kadakilaan ng Diyos, ang Allah ﷻ at ang pagka-Propeta ni Muhammad ﷺ at kanya ring inaanyayahan ang sangkatauhan upang harapin, kilalanin at sambahin ang tunay at nag-iisang Diyos. Dahil sa pamamagitan ng pagdarasal ay dito nakasalalay ang kataas-taasang tagumpay.

Kasama sa mga kahalagahan ng a'dhaan ay: kapag narinig ng mga demonyo at masasamang espiritu ang a'dhaan sila ay nagpapakalayu-layo upang makaiwas na huwag marinig ang himig ng a'dhaan[50].

Ang tagatawag sa panawagan ay tinatawag na ***Muaththen***. Kapag ang aththaan ay isinisigaw ng Muaththen ay karapat-dapat sa

---

[50]. Nai-ulat ni Abu Sufyan ؓ mula sa autoridad ni Jaber ؓ : Kanyang narinig na sinabi ng Sugo ng Allah: "Kapag narinig ng Shaytan (Demonyo) ang panawagan (adhaan) sa pagdarasal, siya ay tumatakbo at nagpapakalayu-layo hanggang sa makarating sa pook na kasinlayo ng Rauha . Sinabi ni Solaiman; tinanong ko siya tungkol sa Rauha. Ang sagot niya ay 36 milya ang layo sa Medina. (Sahih Muslim, Chapter 156, Hadith No. 751, page 211)

Mula rin sa ulat ni Abu Hurairah ؓ : ay sinabi ng Sugo ng Allah: "Kapag binanggit ang adhaan, ang Shaytan (Demonyo) ay tumatakbong pasalungat sa (daloy ng) hangin upang hindi marinig ang himig ng adhaan. Pagkatapos ng adhaan siya ay bumabalik at kapag nabanggit ang Iqamat (basahin sa pahina 24 sa aklat na ito ang kahulugan ng Iqamat) siya ay ulit na tumatakbong pasalungat sa deriksiyon ng hangin upang hindi marinig ang Iqamaat at pagkatapos (ng Iqamat) ay bumabalik siya hanggang sa bumulong ito sa puso ng taong nagdadasal (upang iligaw siya sa kanyang pagdarasal) at pinapaala-ala nito ang mga bagay na hindi niya maala-ala noong hindi pa sumasapit ang oras ng pagdarasal at iyan ang dahilan na nakakalimutan niya (ang tao) kung ilan ang kanyang napagdasalan. (Sahih al-Bukhari Vol.1 Chapter 4 Hadith 582 page 336)

mga mananampalatayang Muslim na nakakarinig sa aththaan na ulitin ito [51] hanggang sa sumapit sa "Wa ash-hadu Anna Muhammadan Rasulollah", subalit kapag ang mua'ddhen ay sumapit sa "'Hay 'alas-Salaah hanggang 'hay 'alal-Falaah" ay kailangang banggitin natin ang "La 'hawla wala quwwata illa Billah [52] ." Kapag natapos ang sigaw sa panawagan ng muaththen ay kailangang banggitin natin ang panalangin[53] (dito) dahil naglalaman ito nang gantimpala sa Araw ng Pamamagitan ng Propeta Muhammad (sknk). Kasama sa mga kahalagahan ng Mua'ddhen ay sinuman ang maging Muaththen sa loob ng pitong taon na umaasa ng gantimpala ay maisusulat siyang ligtas sa Apoy (ng Impiyerno) [54] . Ang Muaththen ay mabibigyan ng kapatawaran ayon sa abot ng kanyang boses[55] at ang lahat maging sariwa man o tuyo ay magsasaksi para sa kanya (upang mapagkalooban ito ng kapatawaran) . Ang mga babae ay hindi inoobliga upang isagawa ang panawagan o di kaya ay ang Iqamat sa pagdarasal[56]. Ang tagatawag ay para lamang sa mga kalalakihan.

---

[51]. Nai-ulat ni Abu Sa'id al-Khudri ﷺ: Sinabi ng Sugo ng Allah, "Sa tuwing maririnig mo ang adhaan ay ulitin (sabihin) mo kung ano ang sinasabi ng mua'ddhen". (Sahih al-Bukhari, Vol. 1, Chapter 7, Hadith no. 585 page 338)

[52]. Nai-ulat ni Yahya ﷺ na sinabihan siya ni Hisham ﷺ na kanyang sinabi: "Kapag sinabi ng Mua'ddhen ang "Haiya 'alas-sala(t)". Sinasabi ni Mu'awiya, "La hawla wala quwwata illa Billah" at idinagdag niya na "Aming narinig ang inyong Propeta ﷺ na magkatulad ang kanilang binabanggit." (Sahih al-Bukhari, Vol. 1, Chapter 7, Hadith no. 587 page 338)

[53]. Nai-ulat ni Jabir bin Abdullah ﷺ : Sinabi ng Sugo ng Allah: "Sinuman pagkatapos pakinggan ang a'ddhaan na sabihin, "Allaahumma Rabba haa'dhihid-da'watit taammaati was-salaatil qaaimati, aati Muhammadan al-wasi-lata wal-fa'di-lata, wab-'ath-ho maqaaman ma'hmudanil-ladhi wa-'adtahu" ay papayagan akong mamamagitan para sa kanya sa Araw ng Pagkabuhay na Muli. (Sahih al-Bukhari, Vol. 1, Chapter 8, Hadith no. 588 page 338)

[54]. Tirmidhi at Ibn Majah.

[55]. Ahmad, Abu Daud, Ibn Majah.

[56]. Al-Bayhaqi sa kanyang As-Sunnan bilang 1959.

## ANG KABUUAN NG PANAWAGAN (ATHAAN)

| Athaan | Kahulugan |
|---|---|
| Allaho Akbar, الله اكبر<br>Allaho Akbar. الله اكبر | Ang Allah ay Dakila,<br>Ang Allah ay Dakila. |
| Allaho Akbar, الله اكبر<br>Allaho Akbar. الله اكبر | Ang Allah ay Dakila,<br>Ang Allah ay Dakila. |
| Ash-hadu Alla-Ilaaha<br>Illallaah. أشهد ان لا اله الا الله | Ako ay sumasaksi na walang diyos maliban sa Allah. |
| Ash-hadu Alla-Ilaaha<br>Illallaah. أشهد ان لا اله الا الله | Ako ay sumasaksi na walang diyos maliban sa Allah. |
| Ash-hadu Anna<br>Muhammadan Rasulollah.<br>أشهد ان محمد رسول الله | Ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Sugo ng Allah. |
| Ash-hadu Anna<br>Muhammadan Rasulollah.<br>أشهد ان محمد رسول الله | Ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Sugo ng Allah. |
| 'Hay 'Alas Salaahحي على الصلاة<br>'Hay 'Alas Salaah. حي على الصلاة | Halina't Magdasal, Halina't Magdasal. |
| 'Hay 'Alal Falaa'h, حي على الفلاح<br>'Hay 'Alal Falaa'h. حي على الفلاح | Halina sa Tagumpay, Halina sa Tagumpay. |
| Allaho Akbar, الله اكبر<br>Allaho Akbar. الله اكبر | Ang Allah ay Dakila,<br>Ang Allah ay Dakila. |
| La-Ilaaha Illallah. لااله الا الله | Walang diyos Maliban sa Allah. |

## ANG PANAWAGAN SA SALATUL FAJR

| Athaan | Kahulugan |
| --- | --- |
| Allaho Akbar, الله اكبر<br>Allaho Akbar. الله اكبر | Ang Allah ay Dakila,<br>Ang Allah ay Dakila. |
| Allaho Akbar, الله اكبر<br>Allaho Akbar. الله اكبر | Ang Allah ay Dakila,<br>Ang Allah ay Dakila. |
| Ash-hadu Alla-Ilaaha Illallaah. أشهد ان لا اله الا الله | Ako ay sumasaksi na walang diyos maliban sa Allah. |
| Ash-hadu Alla-Ilaaha Illallaah. أشهد ان لا اله الا الله | Ako ay sumasaksi na walang diyos maliban sa Allah. |
| Ash-hadu Anna Muhammadan Rasulollah. أشهد ان محمد رسول الله | Ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Sugo ng Allah. |
| Ash-hadu Anna Muhammadan Rasulollah. أشهد ان محمد رسول الله | Ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Sugo ng Allah. |
| 'Hay 'Alas Salaah حي على الصلاة<br>'Hay 'Alas Salaah. حي على الصلاة | Halina't Magdasal,<br>Halina't Magdasal. |
| 'Hay 'Alal Falaa'h, حي على الفلاح<br>'Hay 'Alal Falaa'h. حي على الفلاح | Halina sa Tagumpay,<br>Halina sa Tagumpay. |
| **Assalaatu-'khayron minan nawm** الصلاة خير من النوم | Ang pagdarasal ay mas (mabuti) mainam kaysa pagtulog |
| **Assalaatu-'khayron minan nawm** الصلاة خير من النوم | Ang pagdarasal ay mas (mabuti) mainam kaysa pagtulog |
| Allaho Akbar, الله اكبر<br>Allaho Akbar. الله اكبر | Ang Allah ay Dakila,<br>Ang Allah ay Dakila. |
| La-Ilaaha Illallah. لااله الا الله | Walang diyos Maliban sa Allah. |

**Ang Panalangin pagkatapos ng Athaan:**

﴿ اَللَّـــهُمَّ رَبَّ هَـــذِهِ الدَّعْوَةِ التَّامَّةِ وَالصَّلاَةِ الْقَائِمَـــةِ ، آتِ مُحَمَّـــدًا الْوَسِـــيْلَةَ وَالْفَضِيْلَةَ ، وَابْعَثْهُ مَقَامًا مَحْمُوْدًا الَّذِي وَعَدْتَهُ ﴾

"Allaahumma Rabba haadhihid-da'watit 'taammati was-salaatil qaaimati, aati Muhammadan al-wasi-lata wal-fadi-lata, wab-'ath-ho maqaaman ma'hmudanil-ladhi wa-'adtahu" [Fath-ul-Baarey, Vol 2 page 114 Hadith no. 614]

"O Allah! Panginoon ng ganap na panawagan na ito at (Panginoon) nang (takdang oras ng) pagdarasal na isasagawa! Pagkalooban mo po si Muhammad sknk. ng karapatang mamagitan at pagkabukod-tangi at ipahatid siya (sa Araw ng Paghuhukom) sa pinakamabuti at pinakamataas na pook sa Paraiso na Iyong ipinangako sa kanya."

## Ang Kabuuan ng Iqamat (Ang Pagtatayo para sa Pagdarasal)

| Iqamaat | Kahulugan |
|---|---|
| Allaho Akbar, الله اكبر<br>Allaho Akbar. الله اكبر | Ang Allah ay Dakila,<br>Ang Allah ay Dakila. |
| Ash-hadu Alla-Ilaaha Illallaah. أشهد ان لا اله الا الله | Ako ay sumasaksi na walang diyos maliban sa Allah. |
| Ash-hadu Anna Muhammadan Rasulollah. أشهد ان محمد رسول الله | Ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Sugo ng Allah. |
| 'Hay 'Alas Salaah حي على الصلاة | Halina't Magdasal,. |
| 'Hay 'Alal Falaa'h, حي على الفلاح | Halina sa Tagumpay |
| **Qad-Qaamatis-sala(t)** قد قامت الصلاة | Handa na ang Sala(t) |
| **Qad-Qaamatis-sala(t)** قد قامت الصلاة | Handa na ang Sala(t) |
| Allaho Akbar, الله اكبر<br>Allaho Akbar. الله اكبر | Ang Allah ay Dakila,<br>Ang Allah ay Dakila. |
| La-Ilaaha Illallah. لااله الا الله | Walang diyos Maliban sa Allah. |

## Kabanata-3

# As-Salat ( الصلاة )

Ang Salat (Pagdarasal) ay kasama sa mga pinakamahalagang sangkap ng relihiyong Islam sumunod sa Imaan at pinakaunang tungkulin na dapat gampanan ng bawat Muslim. Ang Pagdarasal ay pangalawang haligi[57] at pinakahaligi sa limang haligi ng pananampalataya sa Islam. Ito ay nabanggit ng 82 beses sa Banal na Kor'an at nagpapaalaala sa sangkatauhan tungkol sa labis na kahalagahan ng salat. Ang Pagdarasal ay isa sa mga mahahalagang sangkap sa kaluluwa ng tao katulad sa kahalagahan ng pagkain sa katawan (ng tao) para mabuhay, dahil kung ang ating katawan ay pagkaitan nating huwag pakainin ay tiyak magkakamit ito ng malubhang karamdaman o di kaya ay mamamatay dahil sa gutom, ganoon din ang kaluluwa natin na ito ay maghihirap kung pabayaang huwag tustusan sa mga espirituwal na pangangailangan katulad ng pagdarasal.

Ang pagdarasal sa Islam ay isang uri ng pagsamba na binubuo ng tiyak na mga mungkahi at mga galaw, ito ay nag-uumpisa sa pagbigkas sa Kadakilaan ng Allah (Takbir) at nagtatapos na may kasamang pagbati nang kapayapaan (Tasleem). Sinabi ng Propeta Muhammad ﷺ, "Ang pinakapuno nang mga bagay ay ang Islam, at ang kanyang haligi ay ang pagdarasal, at nasa ibabaw nang kanyang umbok ang Jihad sa

---

[57]. Nai-ulat ni Hadhrat Abdullah bin 'Umar ؓ na sinabi ng Propeta ﷺ : Ang Islam ay itinayo sa limang mga haligi. Ang pinakauna ay ang pagsasaksi na walang diyos maliban sa Allah at si Muhammad ay Sugo ng Allah, (2) Pagsasagawa sa (Salat) mga Pagdarasal (3) Pagbayad ng buwis (Zakat) para sa kawanggawa (4) Paglakbay sa Bahay ng Allah (sa Makkah sa panahon ng peregrinasyon) at (5) Ang Pag-aayuno sa (buwan ng) Ramadhan. (Bukhari and Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 542 Hadeeth no. 1076.)

landas ng Allah ﷻ." Ang Salat ay tungkulin para sa Allah ﷻ na dapat magampanan ng tao dahil pananagutan natin ito sa Araw ng Paghuhukom. Ito ay ipinag-utos kay Propeta Muhammad ﷺ dalawang taon bago ang Hejrah sa panahon ng kanyang pag-akyat sa langit [58]. Ang pagdarasal ay makababawas sa ating araw-araw na pagkakasala[59] at tanda ng kaibahan sa pagitan ng Muslim at Kaffir[60] at ang pinakaunang bibilangin sa Araw ng Paghuhukom[61]. Ang pagdarasal ay kailangang maisagawa sa takdang oras[62] maliban lang sa mga pangyayaring maaaring maipagpaliban ito at may sapat na dahilan. Ang mga lalaki ay kailangan para sa kanila na maisagawa

---

[58]. Lailatul Isra wal Mi'raj ( Qur'an Chapter 17 Al-Isra).

[59]. Nai-ulat ni Abu Hurairah ﷺ at kanyang sinabi na narinig niya ang Propeta ﷺ na nagsabi: Ipagpalagay natin na ang isa sa inyo ay may ilog sa harapan ng kanyang bahay at siya ay naliligo doon ng limang beses araw-araw. Mayroon pa bang duming matitira sa kanyang katauhan? Ang sinabi ng Propeta (sknk): Iyan ay kasintulad sa katayuan ng limang obligadong pagdarasal. Ang Allah (swt) ay nagbibigay ng kapatawaran sa mga pagkakasala bilang pagbibigay (pabor) o pagtanggap sa mga pagdarasal. (Bukhari and Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 530 Hadeeth no. 1042 at basahin din ang 1046 sa page 531).

[60]. Nai-ulat ni Jabir ﷺ na narinig niya ang Propeta ﷺ na nagsabi: Ang guhit hangganan sa pagitan ng isang lalaki at pagka-politista at kalapastanganan (sa Diyos) ay ang pag-iwan sa (mga) pagdarasal. (Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 542 Hadeeth no. 1078.)

Sinabi ni Buraidah ﷺ na sinabi ng Propeta ﷺ: Ang bagay na nagpapakilala sa atin mula sa mga ipokrito ay ang kapit natin sa pagdarasal. Kaya ang sinuman ang talikuran ito (ang pagdarasal) ay magkakaroon ng pagkakasala ng kalapastanganan (sa Diyos). (Tirmidhi, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 543 Hadeeth no. 1079)

[61]. Nai-ulat ni Abu Hurairah ﷺ na sinabi ng Propeta ﷺ: Ang pinakaunang bagay na itatanong sa tao sa Araw ng Paghuhukom ay ang (Salat) pagdarasal. Kung matagpuan na ang kanyang (mga) pagdarasal ay nasa ayos na katayuan ay maituturing siyang tagumpay at makakamit niya ang kanyang layunin. Kung mayroon mang mga pagkukulang (sa kanyang mga pagdarasal), siya ay masisira at talunan. (Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 543 Hadeeth no. 1081).

[62]. Nai-ulat ni Abdullah ﷺ: Ako ay nagtanong sa Propeta "Ano ang mabuting gawain na pinakamamahal ng Allah ﷻ ? Ang sagot niya ay, "Ang maisagawa ang mga pagdarasal sa takdang oras at tinanong ko siya kong ano ang sumunod (sa kabutihan)? At ang sagot niya ay "Maging mabuti at masunurin sa magulang". Ako ay nagtanong ulit, ano ang kasunod dito (na mabuti)? Ang sagot niya ay "Ang sumali sa Jihad (pakikipaglabang maka-espirituwal) sa landas ng Allah." (Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 300 Hadeeth no. 505)

ang sama-samang pagdarasal (Salatul-Jamaah)[63] sa Masjid (Mosque)[64] at ang mga babae naman ay mas makabubuti para sa kanila ang maisagawa ang mga pagdarasal sa (kanilang) bahay.

---

[63]. Nai-ulat ni Abu Hurairah ﷺ : Sinabi ng Sugo ng Allah, "Ang gantimpala ng pagdarasal na sama-samang naisagawa ng tao ay nakakarami ng 25 beses kaysa mga pagdarasal na sa bahay o sa palengke naisagawa (na nag-iisa). At ito ay dahil kung isinagawa niya ang paghuhugas nang buo at nagpatuloy siya sa Masjid na wala siyang ibang hangarin maliban sa pagdarasal ay bawat hakbang niya patungong masjid, siya ay madadagdagan ng isang mabuting gantimpala at mababawasan siya ng isang kasalanan (na ito ay aalisin sa kanyang talaan). Habang isinasagawa niya ang mga pagdarasal, ang mga Anghel ay humihiling sa Allah na pagkalooban siya nang mga pagpapala at bigyan siya ng kapatawaran hanggang sa siya ay (nakaupo) sa kanyang musalla (Karpet para sa pagdarasal o sa pook dasalan) ay kanilang sinasabi "O Allah! Ipagkaloob mo sa kanya ang Iyong pagpapala at awa at maging maawain sa kanya." At ang tao ay maisasaalang-alang na nasa katayuang pagdarasal hanggat siya ay naghihintay upang magdasal. (Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 352 Hadeeth no. 620)

[64]. Naisalayasay ni Abu Hurairah ﷺ na minsan mayroong isang taong bulag (Hadhrat Ibn Umm Makhtum) na nagpunta sa mahal na Propeta ﷺ at kanyang sinabi: O Sugo ng Allah, walang makapaghahatid sa akin sa Masjid, at pagkatapos ay humingi ng pahintulot na payagan siyang maisagawa ang mga pagdarasal sa bahay. Ang Propeta ﷺ ay binigyan siya ng pahintulot subalit noong siya(Hadhrat Ibn Umm Makhtum) ay pauwi na ay tinawag siya ng Propeta at tinanong siya, "Naririnig mo ba ang panawagan sa pagdarasal?", Siya ay sumagot: Opo. Sinabi ng Propeta: "Samakatuwid tugunan mo (o magdasal sa Masjid)". (Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2, page 537 Hadeeth no. 1066)

Naisalaysay ni Hadhrat Ibn Umm Makhtum ﷺ , ang Muadhen (ang kanyang tunay na pangalan ay si Abdullah o di kaya ay si 'Amr bin Qais) na siya ay nakiusap sa Propeta ﷺ , "O Sugo ng Allah! Dito sa Medina ay may maraming reptilya (ahas, alakdan at iba pa) at mga mapanganib na hayop at ako ay bulag. Sa ganitong katayuan ay hindi ko makikita ang aking dadaanan at ang mga bagay na nakalagay roon at kung maaari ay payagan mo akong maisagawa ang mga pagdarasal sa aking bahay. Kanyang (Propeta) sinabi, kung naririnig mo ang mga pangungusap ng Adhaan: ***"Haiya 'Alas Salah, Haiya 'Alal Falah, "Halina't Magdasal; Halina sa Tagumpay",*** ay magpunta ka sa Masjid para magdasal. (Abu Daud, Saheeh Muslim, Vol. 1 page 538 hadeeth no. 1067)

## Salawat-ul-Mafrowdah

## الصلوة المفروضة

(Mga Obligadong Pagdarasal)

| | | | |
|---|---|---|---|
| 1. | Fajr [65] | Madaling Araw na Pagdarasal | 2 Rak'at |
| 2. | Dhohr[66] | Tanghaling Pagdarasal | 4 Rak'at |
| 3. | Asr [67] | Panghapong Pagdarasal. | 4 Rak'at |
| 4. | Maghrib[68] | Takipsilim na Pagdarasal | 3 Rak'at |
| 5. | Isha [69] | Panggabing Pagdarasal. | 4 Rak'at |

## Anwa' Us-Salat

## أقسام الصـــلاة

(Mga Uri ng Pagdarasal)

1. **FARDH**: ito ang mga obligado o sapilitang pagdarasal na kailangang maisagawa sa takda niyang oras. Ang pagsasagawa dito ay magkakaroon ng malalaking gantimpala subalit ang pagpapawalang bahala dito ay magkakamit ng malubhang parusa mula sa Allah sa Araw ng Paghuhukom.

2. **Sunnat o Rawatib**: Ang pagdarasal na ito ay tinatawag na Sunnat Muakkadah, ito ay mga pagdarasal na isinagawa ng Propeta Muhammad ﷺ bilang karagdagan sa mga Fardh na pagdarasal at ito ay binubuo ng dalawang rak-at.

3. **NAFL**: Ang pagdarasal na ito ay tinatawag na Sunnat Ghayr Muakkadah, ito ay hindi obligado o di-sapilitang mga pagdarasal

---

[65]. Ang Salatul Fajr ay nagsisimula ito bago magbukang liwayway hanggang bago sumikat ang araw.

[66]. Ang Salatul Dhohr ay nagsisimula pagkatapos ng tanghaling tapat at ang palatandaan dito ay ang anino ng isang bagay na halos kalahati ang haba nito.

[67]. Ang Salatul 'Asr ay nagsisimula sa hapon o bago lumubog ang araw at ang palatandaan dito ay ang bagay ay magkasinghaba nito.

[68]. Ang Salatul Maghrib ay nagsisimula bago maglaho ang araw sa kanluran o ito ang takipsilim na pagdarasal.

[69]. Ang Salatul Isha ay nagsisimula kapag naglaho na ang takipsilim hanggang bago maghatinggabi.

subalit ito ay galing mula sa tagubilin ng Propeta at ito ay katulad ng sunnat na binubuo rin ng dalawang rak-at.

4. **WITR**: ito ay pangsarang pagdarasal at karaniwang ito ang pinakahuling pagdarasal na maisasagawa sa gabi at ito ay binubuo ng gansal na rak-at katulad ng 1,3,5,7,9 at 11.

| | Sunnat Ghayr Muakkadah | Sunnat Muakkadah | **Salawatul Mafrowdah** (Mga Obligadong Pagdarasal) | Sunnat Muakkadah | Sunnat Ghayr Muakkadah | **TOTAL** |
|---|---|---|---|---|---|---|
| | | | | | | |
| | | 2 | **1. FAJR** | | | |
| | | 4 | **2. DHOHR** | 2 | | |
| | 2+2 | | **3. 'ASR** | | | |
| | 2 (70) | | **4. MAGHRIB** | 2 | 2 | |
| | 2+2 | | **5. ISHA** | 2 | 2 | |
| **Sunnat Muakkadah** | | 6 | | 6 | | 12 |
| **Sunnat Ghayr Muakkadah** | 10 | | | | 4 | 14 |

---

[70]. Sinabi ng Propeta sknk:

(( صَلّوا قَبْلَ الْمَغْرِبِ صَلّوا قَبْلَ الْمَغْرِبِ ثُمَّ قَالَ فِي الثَّالِثَةِ : لِمَنْ شَاءَ ))

"Magdasal bago mag-Maghrib...magdasal bago mag-Maghrib, at sa pangatlo ay kanyang sinabi: ang sinumang nagnanais (na magdasal)". (Bukhari 1164, Muslim 714.)

## Arkan Us Salaat

## أركان الصــلاة

( Mga Haligi ng Salat [71] )

1. Qiyam.[72]
2. Takbeeratul Ihram o Takbeer Tahrimah[73].
3. Ang Pagbabasa ng Surah Al-Fatihah[74].

---

[71]. Kung mayroon man sa mga haligi ng pagdarasal na ito ang naiwanan o nakalimutan o di kaya ay hindi nagkasunod-sunod, ang dasal ay hindi ito tatanggapin at kinakailangang ulitin ito.

[72]. Ito ang katayuan na ang isang mananampalataya ay nakatayo sa musalla (karpet o pook na doon niya isasagawa ang mga pagdarasal) ang kanyang layunin ay upang isagawa ang nakatakdang oras ng pagdarasal (Tingnan ang larawan bilang 1 sa pahina 47 sa aklat na ito).

[73]. Ang Takbeeratul Ihram o Takbeer Tahrimah ay ang pagtataas sa dalawang kamay na nakapantay sa taynga bago mag-umpisa ang Salaat at sabay bigkasin ang "Allaho Akbar", ilagay ang dalawang kamay sa pagitan ng dibdib at pusod, ipatong ang kanang kamay sa kaliwang kamay.

Mula sa ulat ni Wa'il bin 'Hujr: Kanyang nakita ang Sugo ng Allah (sknk) na itinataas niya ang kanyang mga kamay sa oras na mag-uumpisa ang salah at binibigkas niya ang takbir (Allaho Akbar), at ayon kay Hammam (ang mananalaysay), ang (kanyang) mga kamay ay itinaas (niya) katapat sa dalawang taynga. Pagkatapos (ang Propeta (sknk)) ay tinakpan sa kanyang damit ang dalawa niyang kamay at ipinatong niya ang kanang kamay sa ibabaw ng kaliwang kamay. At bago siya yumuko ay (inilalabas niya ang mga kamay sa kanyang damit) itinataas niya ito at binigkas ang takbeer (Alaho Akbar) at saka yuyuko, at kapag binibigkas ang "Sami Allaho Liman 'Hamidah" kapag siya ay babangon (muli). At kapag siya ay magpatirapa ay nagpapatirapa sa pagitan ng kanyang dalawang palad. (Sahih Muslim, Vol 1b hadith 401 page 247) Tingnan ang larawan bilang 2 mula sa pahina 55at 56 sa aklat na ito.

4. Rukoo' [75].
5. E'tidal minal ruko'.[76]
6. Sujood [77] (dalawang beses).
7. Jalsah Istirahah[78].
8. Ang pag-upo sa pinakahuling Tashahud[79].

---

[74]. Ang pagbabasa sa Surah Al-Fatihah ay isang obligasyon sa bawat rak'ah ng pagdarasal. Ang Suratul Fati'hah ay alam sa mga pangalang; Sab'al Mathaani (Ang pitong madalas ulitin), Ummal Kor'an (Ang Diwa ng Kor'an), Usus al-Kor'an (Ang Pundasyon o Batayan ng Kor'an), Al-Kafi (Ang Sapat), Al-Kanz (Ang Yaman). Naiulat ni 'Ubadah bin Samit mula sa Sugo ng Allah sknk na kanyang sinabi: "

لاَ صَلاَةَ لِمَنْ لَمْ يَقْرَأْ بِفَاتِحَةِ الْكِتَابِ

"LA SALAATA LIMAN LAM YAQRA BIFAATI'HATIL KITAAB"

Ang kahulugan ay: "Walang pagdarasal (na tatanggapin) sa sinumang (nagdarasal na) hindi binasa ang Faati'hatul Kitab (Ang Pambungad (na kabanata sa banal na Kor'an)) Sahih Muslim, Vol. 1b hadith no. 394 page 240. Ito ang:

| | |
|---|---|
| 1. Bismillaah Hir Ra'hmaan Nir Ra'heem | بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ |
| 2. Al'hamdulillaahi Rabbil 'Aalameen | ٱلْحَمْدُ لِلَّهِ رَبِّ ٱلْعَٰلَمِينَ |
| 3. Ar-Rahmaan nir Raheem | ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ |
| 4. Maalikiyawmiddeen | مَٰلِكِ يَوْمِ ٱلدِّينِ |
| 5. Iyyaakana-'bodowaa Iyyaakanasta'ien | إِيَّاكَ نَعْبُدُ وَإِيَّاكَ نَسْتَعِينُ |
| 6. Ihhdinas 'Siraa'tal Mustaqeem | ٱهْدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلْمُسْتَقِيمَ |
| 7. 'Siraa'tal La'dhee Na An'amta'alayhem Ghayril Magh'dhoobi 'Alayhim , Wala'ddaalleyn. | صِرَٰطَ ٱلَّذِينَ أَنْعَمْتَ عَلَيْهِمْ غَيْرِ ٱلْمَغْضُوبِ عَلَيْهِمْ وَلَا ٱلضَّآلِّينَ |

[75]. Tingnan ang larawan bilang 4 sa pahina 50.
[76]. Ito ang pagtatayo ng matuwid mula sa Rukoo'.
[77]. Tingnan ang larawan bilang 6, pahina 51.
[78]. Ito ang pag-upo sa pagitan ng dalawang sujood
[79]. Ito ang pangalawang bahagi ng Tashahhud at karugtong ng unang bahagi. Ito ay tinatawag na "DARUD". Isinalaysay ni Abdullah bin Zaid ra. (sa kanya ipinakita ang panawagan sa pagdarasal (Aththan) sa pamamagitan ng panaginip) mula sa autoridad

9. Ang pagsaulo sa pangunahing talata ng Tashahud [80] .
10. Tasleem [81] .

---

ni Mas'ud Al-Ansari na nagsabi: Kami ay nakaupo noong magpunta sa amin ang Sugo ng Allah sknk kasama sa mga kasamahan ni Sa'ad bin 'Ubada. Si Bashir bin Sa'ad ay nagsabi; Sugo ng Allah, kami ay inutusan ng Allah (swt) upang ikaw ay purihin! Subalit paano ka namin pupurihin? Siya (ang mananalaysay) ay nagsabi: Ang Sugo ng Allah (sknk) ay tumahimik (at kami ay nag-alala sa kanyang pagtahimik) na sana hindi namin naitanong sa kanya. Pagkatapos, sinabi ng Sugo ng Allah (sknk) (sa pagpupuri sa akin) ay sabihin ninyo lang:

"اَللّٰهُمَّ صَلِّ عَلَى مُحَمَّدٍ وَعَلَى آلِ مُحَمَّدٍ كَمَا صَلَّيْتَ عَلَى آلِ إِبْرَاهِيمَ إِنَّكَ حَمِيدٌ مَجِيدٌ اَللّٰهُمَّ بَارِكْ عَلَى مُحَمَّدٍ وَعَلَى آلِ مُحَمَّدٍ كَمَا بَارَكْتَ عَلَى آلِ إِبْرَاهِيمَ إِنَّكَ حَمِيدٌ مَجِيدٌ"

*"Allahummasalli 'alaa Mu'hammad wa 'ala aali Mu'hammad, kamaa sallayta 'alaa aali Ibraaheema Innaka 'Hameedun Majeed. , Allahummabaarik 'alaa Mu'hammadin Wa'ala aali Mu'hammad, Kamaa baarakta 'alaa aali Ibraaheema Innaka 'Hameedun Majeed".* *(Sahih Muslim, Vol. 1b, hadith 406, page 251)*

[80]. Ang kahulugan ng Tashahhud ay "Pagsasaksi o Pagpapahayag". Sinabi ni Abdullah bin Mas-ud (r.a.): Habang kami ay nagdadasal sa likuran ng Sugo ng Allah (sknk) madalas naming bigkasin: "Mapasa-Allah (swt) ang Kapayapaan at mapasa kay (pulan o pulana) ang kapayapaan". Isang araw, sinabi sa amin ng Sugo ng Allah (sknk): Katotohanan, ang Allah (swt) ay Siya ang Kapayapaan. Kapag ang isa sa inyo ay umupo sa panahon ng (pagsasagawa niya sa) pagdarasal, karapat-dapat niyang sabihin ang:

"اَلتَّحِيَّاتُ لِلّٰهِ وَالصَّلَوَاتُ وَالطَّيِّبَاتُ اَلسَّلَامُ عَلَيْكَ أَيُّهَا النَّبِيُّ وَرَحْمَةُ اللهِ وَبَرَكَاتُهُ اَلسَّلَامُ عَلَيْنَا وَعَلَى عِبَادِ اللهِ الصَّالِحِينَ أَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَّا اللهُ وَأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّدًا عَبْدُهُ وَرَسُولُهُ"

*"Atta'hiyyatu Lillaahi Wassalawaato Wa'ttayyeebaato, Assalaamo 'Alayka Ayyuhan Nabeyyo Wara'hmatullaahi Wabarakaatuh, Assalaamo 'Alaynaa Wa'alaa 'Ibaadillahis Saaliheen, (at kaagad idugtong ang) " Ash-hadu Allaa-Ilaaha Illallaho Wa ash-hado Annaa Mu'hammadan 'Abduho Warasuloho" (at maaaring siya ay mamili kung anong panalangin ang kanyang magustuhan at gawin. (Sahih Muslim, Vol 1b Hadith no.402 page 247)*

[81]. Ito ang pagbigkas ng dalawang beses sa "Assalamu 'Alaykom wa Rahmatullah."at sabay lingon sa kanan at kaliwa.

### Waajibaat us-Salat

واجبات الصلاة

(Mga Obligasyon sa Salat [82])

1. Ang lahat ng Takbeer maliban sa Takbeeratul I'hram o Takbeer Ta'hrimah.
2. Ang Pagbigkas sa "Sub'haana Rabbiyal 'Adheem" sa panahon ng Ruko'.
3. Ang Pagbigkas sa "Sami Allahu-liman 'Hamida" sa panahon ng pagtayo mula sa ruko'.
4. Ang Pagbigkas sa "Rabbana Walakal 'Hamd" pagkatapos tumayo mula sa ruko'.
5. Ang Pagbigkas sa "Sub'haana Rabbiyal A'la wa Bi'hamdihi" sa panahon ng sujood.
6. Ang pagbigkas sa "Rabbighfirle" sa panahon ng Jalsah.
7. Ang pag-upo sa pangunahing Tashahud mula sujood.
8. Ang pagsaulo sa pangunahing Tashahud.

### Sunan us-Salaat

سـنن الصـلاة

(Mga galaw ayon sa dasal ng Propeta [83] )

1. Ang Paglalagay ng kanang kamay sa ibabaw ng kaliwang kamay sa bandang dibdib.
2. Ang Pagsaulo sa Du'a Al-Istiftaa'h[84].
3. Ang pagtataas ng kamay para sa Takbeer.
4. Ang pagsaulo sa Surah Al-Fati'hah.

---

[82]. Kung mayroon man sa mga nabanggit na mga Obligasyon na ito sa Pagdarasal, ang maiwanan o makalimutan ay kinakailangang magbayad ng multa sa pamamagitan ng pagsasagawa ng Sujood Assahow o Sujood dahil sa pagkalimot. Ito ang pagdaragdag ng dalawang sujood bago mag-tasleem o pagkatapos ng tasleem. Basahin ang mga hadith sa Sahih Al-Bukhari, Vol. 2 Page 177-185.

[83]. : Kung mayroon mang naiwan o hindi naisagawa sa mga nabanggit na mga Sunnan na Salat, ito ay walang masamang epekto sa pagdarasal at hindi nangangailangan ng multa o ulitin pa. Subalit ito ay kasama sa mga tagubilin ng Propeta (sknk) upang magkaroon ng mga karagdagan ang ating mga mabubuting gawain sa Allah (swt).

[84]."**Sub'haanaka-Allaahummaa Wa Bi'hamdika Watabaarakasmuka Wata'aala Jaddoka Walaailaaha 'Ghayrok.**"

5. Ang panalangin pagkatapos ng panghuling Tashahhud[85].
6. Ang pagtaas sa hintuturo.

## Mub'tilaat us-Salaat

## مبطلات الصلاة

(Mga gawaing nakapagpapawalang-bisa sa Salat)

1. Ang sadyang pag-iwan sa (rukn) haligi, (wajib) obligasyon o katayuan ng pagdarasal.
2. Ang pagkawalang bisa ng taharah o kadalisayan.
3. Ang tumawa o sadyang pakikipag-usap o pagsasalita na hindi kasama sa mga dasal.
4. Ang sadyang uminom o kumain.
5. Ang labis na mga galaw na hindi kasama sa salat.

## Makruhaat us-Salat

## مكروهات الصلاة

(Mga gawaing hindi kanais-nais sa panahon ng salat)

1. Ang tumingin sa itaas, pagpikit sa mga mata, tumingin sa paligid o palibot ng pinagdarasalan.
2. Ang gumawa ng mga galaw na hindi kailangan sa pagdarasal .
3. Ang magdasal na nakakaramdam ng pagkaihi at pagdudumi.
4. Ang magdasal sa oras na ang pagkain ay nakahain.

**Sutra** سترة المصلي : ang katagang ito sa Relihiyong Islam ay tumutukoy sa mga bagay na inilalagay sa harapan ng mga nagdarasal bilang tabing o panangga, ito ay nagpapahiwatig na mula sa kinatatayuan ng isang nagdarasal at sa kinalalagyan ng sutra (tabing) ay hindi ito maaaring daanan ng tao o anumang hayop. Samakatuwid ang daanan ay sa harapan ng sutra.

---

[85]. **"A'udhoo Billahi min 'adhaabi jahannama wa min 'adhaabil qabri wa min fitnatil ma'hyaa wal mamaat, wa min fitnatil masee'hid Dajjaal."** *O di kaya ay maaaring idugtong ang panalangin na ito,* **"Rabbana aatina fiddunya 'hasanatan wa fil a'khirati 'hasanatan waqina 'adhaabun naar."**

Nai-ulat ni Musa bin Talha ﷺ mula sa autoridad ng kanyang tatay: "Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ; Kapag ang isa sa inyo ay naglagay ng bagay sa kanyang unahan na katulad nang likuran ng siya' (o upuan) ng kabayo o kamelyo. Dapat siyang magdasal na hindi bibigyang pansin ang (ano mang bagay na) dumaraan sa likuran nito. (Sahih Muslim, Vol. 1-b, Page 293, Hadith 499.)

## Kabanata - 4

### Mga Kilos At Panalangin Sa Mga Pagdarasal [86]

**"ANG PAGSASALARAWAN SA MAY APAT NA RAK'AT "**

| | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|
| 1ST Rak'ah | | | | | | | |
| 2ND Rak'ah | | | | | | | |
| 3RD Rak'ah | | | | | | | |
| 4TH Rak'ah | | | | | | | |
| | | | | | | | |

[86]. Sinabi ng Propeta (sknk): "وَصَلُّو كَمَا رَأَيْتُمُونِي أُصَلِّي" "At magdasal (kayo) kung paano ninyo ako nakitang nagdarasal" *(Sahih al-Bukhari Vol. 1, Chapter 18, Hadith No. 604 page 345)*

## "KABUURAN NG MGA PAGDARASAL"

### *Ang may Apat (4) Na Rak'at*
### ***(Salatul Dhohr, 'Asr at Isha)***



**1. Qiyaam:** ito ang kalagayang nakatayo ang isang magdarasal na ang layunin ay upang isagawa ang isang tiyak na pagdarasal.

**2. Takbeeratul Ihram O Takbeer Tahrimah:** ito ang pagtataas sa dalawang kamay, ang palad ay nakatapat sa balikat[87] at sabay bigkas ng ALLAHO AKBAR! at ibaba ang dalawang kamay patiklop sa may dibdib at ang kanang kamay ay nakapatong sa kaliwang kamay[88] at bigkasin ng tahimik ang panalangin:

**"Sub'haanaka-Allaahummaa Wa Bi'hamdika Wataba-raakasmuka Wata'aala Jaddoka Walaailaaha 'Ghayrok."** [89]

---

[87]. Naisalaysay ni 'Abdullah bin 'Umar (r.a.): Nakita ko na kapag nakatayo ang Sugo ng Allah (sknk) para sa pagdarasal, ay itinataas niya ang dalawa niyang kamay hanggang balikat, ay ginagawa niya ito kapag binibigkas niya ang Takbir para sa pagyuko (ruko') at kapag itataas niya ang kanyang ulo (mula sa pagkayuko) at binibigkas niya ang:" سَمِعَ اللهُ لِمَنْ حَمِدَهُ " Sami'Allahu liman-'hamida". Subalit hindi niya ginagawa ito (ang pagtataas ng kamay) sa pagtitirapa (sujood). Sahih Al-Bukhari Vol. 1 Page 395 Hadith703. Ayon naman sa salaysay ni Nafi' (r.a.) ay sa tuwing mag-umpisa si Ibn 'Umar sa pagdarasal na may Takbir, ay itinataas niya ang kanyang mga kamay: Sa tuwing siya ay yuyuko (ruko'), ay itinataas niya ang kanyang mga kamay (bago yumuko) at ganoon din kapag binabanggit niya ang. "Sami'Allahu liman 'hamida", at kanyang ginagawa rin mula sa pangalawang rak'ah (para sa pangatlong rak'ah). Sinabi ni Ibn 'Umar, iyan ay malimit gawin ng Propeta (sknk.). Sahih Al-Bukhari Vol. 1, Page 396 Hadith 706.

[88]. Naisalaysay ni Sahl bin Sa'ad (r.a) Ang mga tao napag-utusang ilagay ang kanang kamay sa ibabaw ng kaliwang kamay sa As-Salat (pag-darasal). Sinabi ni Abu 'Hazim. "Alam ko na ang kautusan ay nanggaling sa Propeta (sknk).. Al-Bukhari Vol. 1, Hadith No. 707, Page 396.

[89]. "Sumaiyo Allah ang kaluwalhatian at pagpupuri. Kaluwalhatian sa Iyong pangalan, kataas-taasan sa Iyong karangalan at walang ibang diyos na karapat-dapat sambahin maliban sa Iyo."

3. Habang nakatayo sa Takbeeratul Ihram ay isaulo ang Surah Al-Fati'hah at kailangang dugtongan ito ng kahit maikling surah sa banal na Kor'an:

أعوذ بالله من الشيطان الرجيم [90]

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ ﴿١﴾ [91]

ٱلْحَمْدُ لِلَّهِ رَبِّ ٱلْعَٰلَمِينَ ﴿٢﴾ [92]

ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ ﴿٣﴾

مَٰلِكِ يَوْمِ ٱلدِّينِ ﴿٤﴾

إِيَّاكَ نَعْبُدُ وَإِيَّاكَ نَسْتَعِينُ ﴿٥﴾

ٱهْدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلْمُسْتَقِيمَ ﴿٦﴾

صِرَٰطَ ٱلَّذِينَ أَنْعَمْتَ عَلَيْهِمْ غَيْرِ ٱلْمَغْضُوبِ عَلَيْهِمْ وَلَا ٱلضَّآلِّينَ ﴿٧﴾



---

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ هُوَ ٱللَّهُ أَحَدٌ ﴿١﴾ ٱللَّهُ ٱلصَّمَدُ ﴿٢﴾ لَمْ يَلِدْ وَلَمْ يُولَدْ ﴿٣﴾

وَلَمْ يَكُن لَّهُۥ كُفُوًا أَحَدٌۢ ﴿٤﴾

---

[90]. Ito ang tinatawag na Ta'awwudh, ang kahulugan ay "Ako ay nagpapakupkop sa (Kapangyarihan ng) Allah, mula sa (mga kasamaan ng) Shaytaan na binabato."

[91]. Ito ang tinatawag na Basmalah, ang kahulugan ay: "Sa Ngalan ng Allah, ang Maawain at Mahabagin."

[92]. Para sa kapakanan ng mga hindi nakakabasa ng Arabik , nandito ang pagsasatitik sa Surah Al-Fatihah at Surah Al-I'hlas:

① Bismillaahir Ra'hmaanir Ra'heem ② Al'hamdulillaahi Rabbil 'Aalameen ③ Ar-Rahmaanir Ra'heem ④ Maalikeyawmiddeen ⑤ Iyyaakan-'budowa Iyyaakanasta'ien ⑥ Ihdenas 'Siraa'tal Mustaqeem ⑦ Siraa'talladheena an'amta 'alayhem, Ghayril maghdoobi'alayhem walad daalleyn. (Aameen)

---

(Surah Al-I'hlas) Bismillaahir Rahmaanir Ra'heem ① Qol Huwallaaho Ahad ② Allaahus Samad ③ Lamyaled walam yulad ④ Walam yakullaho kufuwan ahad.

4. Bigkasin ang ALLAHO AKBAR at sabay yuko ang ulo (o Rukoo') at ilagay ang dalawang palad sa tuhod at bigkasin ng tahimik ng tatlong beses ang;

**"Sub'haana Rabbiyal 'A'dheem Wa Bi'hamdihi"** [93]
at pagkatapos ay banggitin ang:
"SAMI ALLAAHO LIMAN 'HAMIDAH" [94]
at itayo ng matuwid ang katawan.



5. Habang nakatayo (Qawma) mula rukoo' ay banggitin ang:

**"ALLAAHUMMA RABBANA LAKAL'HAMDU, MIL USSAMA-WAATI WAMIL UL AR'DHI WAMIL O MA-SI'TA MIN SHAY-IN BA'AD"** [95]
at pagkatapos ay sabihin ang:
**"ALLAHO AKBAR"**
at magpatirapa (ang noo at ang ilong ay nakalapat sa pook na pinagdadasalan kasama ang dalawang palad ng kamay na nakatapat sa dalawang tainga, nakataas ang dalawang siko).

---

[93]. "Kaluwalhatian sa aking Panginoon na Pinakadakila."

[94]. Ang kahulugan nito ay "Dinidinig ng Allah swt ang sinuman ang pumupuri sa Kanya". Naiulat ni Abu Hurairah ra: Sinabi ng Sugo ng Allah sknk:

(( إِذَا قَالَ الْإِمَامُ: سَمِعَ اللهُ لِمَنْ حَمِدَهُ . فَقُولُوا:اَللّٰهُمَّ رَبَّنَا لَكَ الْحَمْدُ. فَإِنَّهُ مَنْ وَافَقَ قَوْلُهُ قَوْلَ الْمَلَائِكَةِ . غُفِرَلَهُ مَا تُقَدَّمَ مِنْ ذَنْبِهِ ))

(( I'DHA QA-LAL IMAAM: SAMI'ALLAAHO LIMAN 'HAMIDAH, FAQU-LO; ALLAHUMMA! RABBANA LAKAL 'HAMD, FAINNAHO MAN WA-FAQA QAWLUHO QAWLAL MALAAIKATI 'GOFIRALAHO MA TUQADDAMA MIN 'DHAMBIHI ))

Ang kahulugan ay: "Kapag sinabi ng Imam: "Sami' Allaho liman 'Hamidah", dapat na sabihin mo: "Allaahumma! Rabbana Lakal 'Hamd", dahil sinuman ang magpanabay sa mga dinadalangin (sinasabi) ng mga anghel, siya ay mapapatawad sa mga nakaraang pagkakasalang kanyang nagawa. (Sahih Muslim, Vol. 1b, Hadith no. 409, page 251)

[95]. Naiulat ni Abdullah bin Aufa: Kapag bumangon ang Sugo ng Allah sknk mula sa pagkakayuko (ruko') ay kanyang binibigkas ang:

عن ابن أبي أوفى قال: كَانَ رَسُولُ اللهِ ﷺ إِذَا رَفَعَ ظَهْرَهُ مِنَ الرُّكُوعِ قَالَ (( سَمِعَ اللهُ لِمَنْ حَمِدَهُ اَللّٰهُمَّ رَبَّنَا لَكَ الْحَمْدُ مِلْءُ السَّمَاوَاتِ وَمِلْءُ الْأَرْضِ وَمِلْءُ مَا شِئْتَ مِنْ شَيْءٍ بَعْدُ ))

6. Habang nakapatirapa (Sujood) ay bigkasin ng tahimik ng tatlong beses ang:
**"Sub'haana Rabbiyal A'la Wabi'hamdihi"**
at pagkatapos ay sabihin ang:
**"ALLAHO AKBAR"**
at umupo ng saglit.



7. Habang nakaupo (Jalsah) ay bigkasin ng tahimik ang:
**"Rabbig-ferlee war'hamnee wahdinee warzuqnee wajburnee wa'aafinee"**
at pagkatapos ay sabihin ang:
**"ALLAHO AKBAR"**
at magpatirapa ulit.



8. Habang nakatirapa (Sujood) ay bigkasin ulit ng tahimik nang tatlong beses ang:
**"Sub'haana Rabbiyal A-'la Wabi'hamdihi"** at pagkatapos ay sabihin ang:
**"ALLAHO AKBAR"**
at tumayo ng matuwid.



---

"SAMI' ALLAHO LIMAN 'HAMIDAH", ALLAHUMMA RABBANA LAKAL'HAMDU, MIL USSAMA-WAATI WAMIL UL AR'DHI WAMIL O MA-SI'TA MIN SHAY-IN BA'AD".

"Panginoon namin, sa Iyo po lamang nauukol ang mga pagpupuring pumupuno sa mga langit at pumupuno sa lupa at pumupuno sa ano mang bagay na naisin Mo." (Sahih Muslim, Vol. 1b, Hadith no. 476, page 284)

**9.** Kinakailangang nakatiklop ang dalawang kamay sa dibdib na nakapatong ang kanang kamay sa kaliwang kamay at bigkasin ang surah al-Fatihah na may karugtong na maiksing surah ng tahimik.

أَعُوذُ بِاللهِ مِنَ الشَّيطَانِ الرَّجِيمِ [96]

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ [97] ﴿١﴾

ٱلْحَمْدُ لِلَّهِ رَبِّ ٱلْعَٰلَمِينَ [98] ﴿٢﴾

ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ ﴿٣﴾

مَٰلِكِ يَوْمِ ٱلدِّينِ ﴿٤﴾

إِيَّاكَ نَعْبُدُ وَإِيَّاكَ نَسْتَعِينُ ﴿٥﴾

ٱهْدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلْمُسْتَقِيمَ ﴿٦﴾

صِرَٰطَ ٱلَّذِينَ أَنْعَمْتَ عَلَيْهِمْ غَيْرِ ٱلْمَغْضُوبِ

عَلَيْهِمْ وَلَا ٱلضَّآلِّينَ ﴿٧﴾



---

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

﴿ قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلْفَلَقِ ﴿١﴾ مِن شَرِّ مَا خَلَقَ ﴿٢﴾ وَمِن شَرِّ غَاسِقٍ إِذَا وَقَبَ ﴿٣﴾

وَمِن شَرِّ ٱلنَّفَّٰثَٰتِ فِى ٱلْعُقَدِ ﴿٤﴾ وَمِن شَرِّ حَاسِدٍ إِذَا حَسَدَ ﴿٥﴾ ﴾

---

[96]. Ito ang tinatawag na Ta'awwudh, ang kahulugan ay "Ako ay nagpapakupkop sa (Kapangyarihan ng) Allah, mula sa (mga kasamaan ng) Shaytaan na binabato."

[97]. Ito ang tinatawag na Basmalah, ang kahulugan ay: "Sa Ngalan ng Allah, ang Maawain at Mahabagin."

[98] . Para sa kapakanan ng mga hindi nakakabasa ng Arabik , nandito ang pagsasatitik sa Surah Al-Fatihah at Surah Al-Falaq:

① Bismillaahir Ra'hmaanir Ra'heem ② Al'hamdulillaahi Rabbil 'Aalameen ③ Ar-Rahmaanir Ra'heem ④ Maalikeyawmiddeen ⑤ Iyyaakan-'budowa Iyyaakanasta'ien ⑥ Ihdenas 'Siraa'tal Mustaqeem ⑦ Siraa'talladheena an'amta 'alayhem, Ghayril maghdoobi'alayhem walad daalleyn. (Aameen)

---

**10.** Ulitin ang mga galaw sa numero 4,5,6,7 at 8 (dito sa numero 8, ay pagkatapos mong bigkasin **ang ALLAHO AKBAR** ay huwag tumayo. Ang kailangan sa iyo ay umupo para banggitin ang panalangin sa Tashahod (part-1).



11. Habang nakaupo ay banggitin mo ang panalangin na ito ng tahimik (Tashahod-Part-1):

"Atta'hiyyatu Lillaahi Wassalawaato Wa'ttayyeebaato Lillaahi , Assalaamo 'Alayka Ayyuhan Nabeyyo Wara'hmatullaahi Wabarakaatuh, Assalaamo 'Alaynaa Wa'alaa 'Ibaadillahis Saaliheen (itaas ang hintuturo at bigkasin ang) " Ash-hadu Allaa-Ilaaha Illallaho Waash-hado Annaa Mu'hammadan 'Abduho Warasuloho."[99]



At pagkatapos ay banggitin mo ang: "**ALLAHO AKBAR**"at tumayo mula sa pagkakaupo.

**12.** At itiklop ang dalawang kamay sa dibdib na nakapatong ang kanang kamay sa kaliwang kamay at **bigkasin ang surah al-Fatihah lamang ng tahimik** at ulitin ang mga galaw mula numero 4 (Rukoo') hanggang 11 (subalit pagkatapos mong banggitin ang "Ash-hadu Allaa-Ilaaha Illallaho Waash-hado Annaa Mu'hammadan 'Abduho Warasuloho (ay huwag sabihin ang "Allaaho Akbar" at huwag tumayo) at idugtong mo ang panalangin sa Tashahod-Part 2.

---

(Surah Al-Falaq) Bismillaahir Rahmaanir Ra'heem ① Qol a-'uthobi-Rabbil Falaq ② Min sharrima 'khalaq ③ Wamin sharri ghaasiqin ithaawaqab ④ Wamin sharrin naffaathaati fil-'uqad ⑤ Wamin sharri 'haasiden ithaa-'hasad.

[99]. "Ang pagbati ay para sa Allah, ang mga dasal at mabubuting bagay ay para sa Allah. Sumaiyo nawa ang kapayapaan o Propeta at ang habag at pagpapala ng Allah. Ang kapayapaan ay mapasa-amin at mapasa mga (taong) gumagawa ng mga makatarungang paglilingkod sa Allah. Ako ay sumasaksi na walang diyos na karapat-dapat sambahin maliban sa Allah (swt) at si Muhammad (sknk) ay Kanyang sugo at lingkod."

**13.** Habang nakaupo (ng patawarruk)[100] ay banggitin mo ang panalangin sa Tashahod Part – 1 at idugtong ang Tashahod part - 2 na ito ng tahimik:



"Allahummasalli 'Ala- Mu'hammad Wa 'Ala a-li Mu'hammadin Kama- Sallayta 'Ala- Ibraaheem Wa'ala- 'A-li Ibraaheem Innaka Hameedun Majeed. , Wabaarik 'Ala- Mu'hammadin Wa'ala a-li Mu'hammad, Kamaa Barakta 'Alaa Ibraaheema Wa'alaa a-li Ibraaheem Innaka 'Hameedun Majeed.

A'udhoo Billahi min 'adhaabi jahannama wa min 'adhaabil qabri wa min fitnatil ma'hyaa wal mamaat, wa min fitnatil masee'hid Dajjaal)." [101]

**At bigkasin mo ang:**



**14. Assalaamu 'Alaikom Wa Ra'hmatullah**[102] (at sabay lingon sa kanan.)

**Assalaamu 'Alaikom Wa Ra'hmatullah**
(at sabay lingon sa kaliwa.)

**At dito nagtatapos ang dasal.**

---

100. Ang **Tawarruk** ay isang uri ng pag-upo na ito ay para sa pangalawang tashahud, ang kanang paa ay nakatukod at ang kaliwang paa ay nasa ilalim nang kanang lulod. Ang kaliwang pigi naman ay nakasayad sa lapag at ang mga kamay ay nakapatong sa hita.

101. "O Allah! pagpalain Mo po si Muhammad at ang kanyang angkan tulad ng pagpapala Mo kay Ibrahem at sa kanyang angkan. Tunay po na Ikaw ay kapuri-puri at maluwalhati. At biyayaan Mo po si Muhammad at ang kanyang angkan katulad ng pagbiyaya Mo kay Ibrahem at ang kanyang angkan. Tunay po na Ikaw ay kapuri-puri at maluwalhati. Ako ay nagpapakup-kop sa Allah mula sa matinding parusa sa Impiyerno at ang matinding parusa sa loob ng libingan at mula sa tukso ng buhay at kamatayan at mula sa tukso ng bulaang Kristo."

102. "Sumainyo nawa ang kapayapaan at awa ng Allah."

## Ang Dalawang Rak'at na Pagdarasal [103]

(Pagdarasal sa Salatul Fajr at mga Sunnat (Rawaatib o Nawaafil))

Ang pagdarasal sa dalawang rak'at ay katulad ng pagdarasal sa 4 na rak'at. Ang kaibahan sa mga pagdarasal na ito ay ang bilang ng yunit o rak'at lamang. Ang pagsasagawa ng dalawang rak'at na pagdarasal ay mag-uumpisa sa numero 1 (sa apat na rak'at) **hanggang 10** (sa numerong ito ay uulitin mo ang numero 4 hanggang 8) subalit pagdating mo sa ikawalo at pagkatapos mong banggitin ang nakatakdang panalangin dito ay huwag tumayo dahil ang kailangan sa iyo ay manatili kang naka-upo at banggitin ang panalangin sa Tashahud 1 & 2 at pagkatapos ay magtasleem.

## Ang Tatlong (3) Rak'at na Pagdarasal

(SALATUL MA'GHRIB)

Ang pagdarasal sa tatlong rak'at ay katulad ng pagdarasal sa apat (4) na rak'at. Ang kaibahan sa mga pagdarasal na ito ay ang bilang ng yunit o rak'at lamang. Ang pagsasagawa ng tatlong rak'at na pagdarasal ay mag-uumpisa sa numero 1 (sa apat na rak'at) **hanggang 12** (sa numerong ito ay uulitin mo ang numero 4 hanggang 8 subalit pagdating mo sa ikawalo at pagkatapos mong banggitin ang nakatakdang panalangin dito ay huwag tumayo dahil ang kailangan ay manatili kang naka-upo at banggitin ang Tashahod part 1 & 2 at mag-tasleem (tingnan ang panghuling gawain sa dalawang rak'at na pagdarasal sa itaas.

[103]. Tingnan ang "Pagsasalarawan sa Dalawang Rak'at at Tatlong na Pagdarasal" sa pahina 47.

## Kabanata - 5

## Kahalagahan Ng Pagdarasal

**Ang Pagdarasal ay nakakabayad sa mga pagkakasala:**

- Sinabi ni Hazrat Abu Hurairah (ra) na kanyang narinig ang Propeta (sknk) na nagsabi: Ipagpalagay natin na ang isa sa inyo ay mayroong kanal (o Ilog) sa (harapan ng) kanyang pintuan at siya ay naliligo doon nang limang beses araw-araw, (pagkatapos) mayroon pa bang duming maiwan sa kanyang katauhan? Ang Propeta (sknk) ay nagwika: Iyan ay katulad sa (kaso nang) limang obligasyon na mga pagdarasal. Patatawarin ng Allah (swt) ang kasalanan alang-alang sa mga pagdarasal na ito.[104]

- Sinabi ni Hazrat Usman bin 'Affan (ra) na kanyang narinig ang Propeta (sknk) na nagsabi: :Sa panahon na dumating ang oras ng pagdarasal sa Fardh, kapag ang isang Muslim ay nagsagawa nang maayos na pag-wuwudho' at pagkatapos ay yumuko (nagyuko o ruko' sa pagdarasal) at magsagawa ng pagdarasal na may kasamang kababaang-loob at pagka-matakutin (sa Allah swt) ay mabibigyan siya ng kapatawaran sa mga nakaraan niyang pagkakasala, sa kondisyon na siya ay umiwas sa paggawa ng mga malalaking kasalanan (katulad ng kasong pagtatambal (shirk) sa Allah (swt)); at ang pribelihiyong ito ay para sa lahat nang panahon at sa mga panahon pang darating. [105]

---

[104]. Bukhari and Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 530 Hadeeth no. 1042.

[105]. Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 531 Hadeeth no. 1046. Tandaan: Kung isasa-alang-alang natin ang tradisyon na ito at ang bersekulo mula sa Kor'an, at nagpahayag ang mga mararangal na pantas sa Islamik (Ulema) na sa pamamagitan ng mga pagdarasal at ang (kanyang) mabubuting gawa at pagsunod sa Allah (swt) ang (isang) tao ay mabibigyan ng kapatawaran sa kanyang mga pagkakasala.

**Ang Kahalagahan ng Pagdarasal sa takdang Oras:**

- Naisalaysay ni Abdullah (r.a) : Tinanong ko ang Propeta (sknk) "Ano ang gawaing mabuti na pinakamamahal ng Allah (swt) ? Ang Kanyang sagot, **"Ang isagawa ang mga pagdarasal ng maaga sa takdang oras (ng pagdarasal)"** ako' ay nagtanong, "Ano ang sumunod doon (sa kabutihan)? Siya ay sumagot, "Ang maging mabuti at masunurin sa iyong mga magulang" muli akong nagtanong, "Ano ang sumunod doon (sa kabutihan)? Siya ay sumagot, "Ang sumali sa Jihad (esperituwal na pakikipaglaban) para sa Allah (swt)." [106]

**Ang Higit na Kahalagahan ng Sama-samang Pagdarasal (Salatul Jama'ah):**

- Naisalaysay ni Abdullah bin 'Umar (ra) : Sinabi ng Sugo ng Allah (sknk), "Ang sama-samang pagdarasal ay nakahihigit nang dalawampu't pitong baitang kaysa pagdarasal na isinagawang nag-iisa."

- Naisalaysay ni Abu Said Al-Khudri (ra): Sinabi ng Propeta (sknk), "Ang pagdarasal na sama-sama ay nakahihigit nang dalawampu't limang beses sa pagdarasal na isinagawa nang nag-iisa." [107]

- Naisalaysay ni Hazrat Abu Hurairah (ra) na minsan ang isang bulag na tao (si Hazrat Ibn Umm Makhtum (r.a.)) ay nagpunta sa Propeta (sknk) at kanyang ipinahayag: O Sugo ng Allah! Walang taong aakay sa akin papuntang Masjid, at humingi ng pahintulot sa kanya (sa Propeta sknk) na kung maaari sa bahay na lang niya maisagawa ang mga pagdarasal. Binigyan siya ng pahintulot ng Propeta subalit noong siya ay pauwi na ay tinawag siya ng Propeta (sknk) at tinanong siya, "Naririnig mo ba ang panawagan sa

---

[106]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 300 Hadeeth no. 505.
[107]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 351 Hadeeth no. 618 & 619.

pagdarasal?, Oo ang sagot niya! Pagkatapos, sinabi ng Propeta (sknk): Samakatuwid tugunin mo ito (ang panawagan) .'[108]

- Naisalaysay ni Hazrat Ibn Umm Makhtum (r.a.), Ang Mu'adhan (Ang kanyang tunay na pangalan ay si Abdullah o di kaya ay si 'Amr bin Qais) na siya ay nakiusap sa Propeta (sknk), "O Sugo ng Allah! Dito sa (bayan ng) Medina ay may maraming reptilya at mga mapanganib na hayop at ako ay bulag. Kaya hindi ko makita ang aking dinadaanan o ang mga bagay na nakaharang (sa aking daan), kaya kung maaari ay payagan mo ako na sa bahay ko maisagawa ang mga pagdarasal. Sinabi niya (sknk) kung naririnig mo ang mga kataga ng a'dhan: "Hayya 'Alas Salah, Hayya 'Alal Falah, " Halina't magdasal; Halina sa tagumpay", ay magpunta sa Masjed para magdasal. (Sinabi ni Imam Abu Daud na mabubuti ang mga pinanggalingan ng hadith na ito).[109]

- Naisalaysay ni Abu Hurairah (ra): Sinabi ng Propeta (sknk), "Ihahanda ng Allah (swt) para sa taong nagpupunta sa Masjid sa (bawat) umaga at hapon (para sa sama-samang pagdarasal) ang (isang) mataas na lugar sa Paraiso na may kasamang magandang pag-aaruga (para sa kanyang mga ginawa) sa kanyang mga pagpunta (sa Masjid) sa tuwing umaga't hapon.[110]

- Sinabi ni Hazrat Buraidah (ra) na sinabi ng Propeta (sknk): Iparating ang mga magagandang balita sa isang (ganap) maluningning na liwanag sa Araw ng Paghuhukom sa mga taong nagsisipuntahan sa Masjid (upang magsagawa ng mga pagdarasal) kahit sa kadiliman ng gabi.[111]

- Naisalaysay ni Hazrat Abdullah bin 'Umar (ra) na sinabi ng Propeta (sknk): Ang Islam ay itinayo sa limang haligi. Ang pinakauna ay ang pagtetestigo na walang diyos maliban sa Allah (swt) at si Muhammad (sknk) ay Sugo ng Allah (swt). (2) Pagsasagawa ng mga

---

[108]. Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2, page 537 Hadeeth no. 1066.

[109]. Abu Daud, Saheeh Muslim, Vol. 1 page 538 hadeeth no. 1067.

[110]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 357 Hadeeth no. 631.

[111]. Abu Daud & Tirmizi, Riyadh-Us-Saleheen Vol. 1 page 535 hadeeth no. 1058

Pagdarasal (3) Pagbabayad ng Kawanggawa (zakat) (4) Pagpunta para sa perigrinasyon sa Bahay ng Allah (swt) (sa Makkah) (5) At Pag-aayuno sa Buwan ng Rama'dhan.[112]

- Naisalaysay ni Hazrat Jabir (ra) na kanyang narinig na sinabi ng Propeta (sknk): Ang guhit hangganan sa pagitan ng (isang Muslim na) lalake at pagka-politista at pagwawalang-pitagan ay ang pagsuko sa (pagdarasal) Salaat.[113]

- Sinabi ni Hazrat Buraidah (ra) na sinabi ng Propeta (sknk): Ang bagay na nagpapakita ng kaibahan natin sa mga ipokrito ay ang (kapit) pagmamahal natin sa Salat. Kaya, sinuman ang isuko ito ay magkakasala ng (malaking) kalapastanganan sa Diyos.[114]

- Naisalaysay ni Hazrat Abu Hurairah (ra) na sinabi ng Propeta (sknk): **Ang pinaka-unang itatanong sa (isang) tao sa Araw ng Paghuhukom ay ang Salat.** Kung matagpuan na ang kanyang mga pagdarasal (Salaat) ay maayos, siya ay maituturing na matagumpay, at makakamit niya ang kanyang hangarin. At kung ito man (ang kanyang Salaat) ay may mga pagkukulang, siya ay masisira at talunan. At kung mayroong maliliit na mga pagkakamali ang makita sa kanyang mga tungkulin sa pagdarasal na Fardh at obligasyon. Ang Allah (swt), Ang Nagmamay-ari sa mga Karangalan at Kaluwalhatian, ay Kanyang sasabihin: "Tingnan ninyo ang Aking alipin kung mayroon ba siyang mga sunnat (di-sapilitan) na pagdarasal na maaaring pambayad sa kanyang mga pagkukulang sa kanyang mga Fardh (sapilitan) na pagdarasal. Susuriin ang lahat ng kanyang mga gawain sa ganitong pamamaraan."[115]

### Ang Higit na Kahalagahan ng Salatul Fajr at 'Asr:

- Mula sa salaysay ni Jarir bin Abdullah Bajali (ra): Minsan, isang gabi kami ay nakaupo kasama ang Dakilang Propeta (sknk) sa

---

[112]. Bukhari and Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 542 Hadeeth no. 1076.

[113]. Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 542 Hadeeth no. 1078.

[114]. Tirmizi, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 543 Hadeeth no. 1079.

[115]. Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 543 Hadeeth no. 1081. (Imam Tirmizi has quoted this tradition and has called it as good).

panahon na ang buwan ay nasa kanyang tamang sukat. Siya ay tumingin dito at kanyang sinabi: Makikita ninyo ang inyong Panginoon (Sa Araw ng Paghuhukom) katulad sa inyong pagkakita sa buwan (na ito) at doon ay hindi kayo makakaramdam nang pagkapagod maliban kung kayo ay nakakasiguro na hindi ninyo iiwan ang mga pagdarasal bago sumikat ang araw at bago lumubog ang araw at maging matiyaga dito.[116]

- Mula sa salaysay ni Abu Huraira (r.a) ay kanyang sinabi: Sinabi ng Sugo ng Allah (sknk), "Ang mga Anghel ay pumupunta sa inyo nang magkasunod-sunod sa gabi at araw at nagsasabay-sabay lahat sa panahon ng pagdarasal sa Fajr at 'Asr. Silang (mga Anghel na) dumaan (o namalagi) sa inyo sa gabi ay aakyat (sa langit) at sila ay tatanungin ng Allah swt kahit alam ng Allah (swt) ang lahat tungkol sa iyo, "Sa anong katayuan bago ninyo iniwan ang aking mga alipin?" Ang sagot ng mga Anghel: Noong iwanan namin, sila ay nagdarasal at noong kami ay dumating, sila'y dinatnan naming nagdadasal."[117]
- Sinabi ni Abu Zuhair Amarah bin Ruwaibah (ra) na kanyang narinig na sinabi ng Dakilang Propeta (sknk): "Hindi maipapadala sa Impiyerno ang (sinumang) taong naisagawa ang pagdarasal bago sumikat ang araw (Fajr) at ang pagdarasal bago lumubog ang araw (Asr)".[118]
- Naisalaysay ni Abu Bakr bin Abi Musa (ra); Sinabi ng aking Ama, "Ang Sugo ng Allah (sknk) ay nagsabi, Ang sinuman ang magdasal sa dalawang malamig na (panahon ng) mga pagdarasal ('Asr at Fajr) ay makakapunta sa Paraiso." [119]
- Sinabi ni Ibni-Umar (ra); "Ang Dakilang Propeta (sknk) ay nagsabi: Kaawaan nawa ng Allah (swt) ang taong nagsagawa nang apat na mga rak'at (na sunnat) bago sumapit ang pagdarasal sa 'Asr." [120]

---

[116]. Bukhari & Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 533 hadeeth no. 1051.
[117]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 310 Hadeeth no. 530.
[118]. Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 532 Hadeeth no. 1048.
[119]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 320 Hadeeth no. 547 & 548.
[120]. Riyadh-Us-Saleheen, Vol 2 page 556 Hadeeth no. 557. (Tirmizi has cited this and called it as good.)

**Ang Higit na Kahalagahan ng Salatul Isha:**

- Sinabi ni Usman bin Affan (r.a.) na kanyang narinig na sinabi ng Dakilang Propeta (sknk), "Ang taong nagsagawa ng sama-samang pagdarasal sa gabi (Isha) ay ipinalalagay na parang kanyang napagdasalan ang kalahati ng gabi (sa pamamaraan) ng sunnat na pagdarasal at ang sinuman ang sumali sa sama-samang pagdarasal sa madaling-araw ay maituturing na para siyang nagdarasal sa buong magdamag.[121]

**Ang Higit na Kahalagahan ng Salatul Fajr:**

- Naisalaysay ni Abu Salamah bin Abdul Rahman (ra): Narinig ko ang Sugo ng Allah (sknk) na kanyang sinabi, "Ang gantimpala nang sama-samang pagdarasal ay nakahihigit nang dalawampu't limang beses kaysa pagdarasal na nag-iisa. Ang mga Anghel sa gabi at ang mga Anghel sa araw ay nagtitipun-tipon sa oras ng pagdarasal sa Fajr (Umaga). Idinagdag ni Abu Hurairah (r.a.), "Isaulo ang Banal na Aklat (Ang Kor'an) kung iyong nanaisin, dahil "Katotohanan ang pagsasa-ulo sa Kor'an sa madaling-araw (Fajr) ay (kailanman) nasasaksihan. (inaasikaso (ito) ng mga Anghel na namamahala sa sangkatauhan sa araw at gabi (Q-17:78).)[122]

**Ang Higit na Kahalagahan ng maagang pagsasagawa ng Pagdrasal sa Tanghali (Dhohr):**

- Naisalaysay ni Abu Huraira (ra): Sinabi ng Sugo ng Allah (sknk), " Kung alam ng mga tao ang gantimpala para sa pagtawag ng A'dhan at ang tumayo sa unang hilera (sa sama-samang pagdarasal) at wala silang makitang paraan upang makamit ito maliban sa sila ay magpalabunotan (by drawing lots) ay gagawin nila ito at kung alam lang nila ang maagang pagsagawa sa pagdarasal ng Dhohr (sa takda niyang oras) ay magpapagligsahan sila at kung alam lang nila ang gantimpala para sa mga sama-samang pagdarasal ng Isha at Fajr ay sasali sila kahit (sila man ay) gumapang." [123]

---

[121]. Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 540 Hadeeth no. 1071.

[122]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 352 Hadeeth no. 621.

[123]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 353 Hadeeth no. 624.

**Ang Higit na Kahalagahan ng Pagdarasal na Sama-sama sa Salatul Isha:**

- Naisalaysay ni Abu Hurairah (ra): Sinabi ng Propeta (sknk), "Walang pagdarasal na mas-mabigat para sa mga Ipokrito (mapagkunwaring-banal) maliban sa mga pagdarasal sa Fajr at 'Isha, at kung alam lang nila ang gantimpalang nakalaan para sa mga pagdarasal na sa takdang oras nito ay tiyak ipag-aalay nila ang kanilang mga sarili (sa Masjid) kahit sila man ay gumapang." [124]

**Kahalagahan ng mga Sunnat na Pagdarasal:**

- Naisalaysay ng Ina nang mga Mananampalataya si Hazrat Umm Habibah Ramilah bint Abu Sufyan (raa) na kanyang narinig na sinabi ng Propeta (sknk): "Ang Allah (swt), Ang Pinaka-Dakila ay nagpahanda ng bahay sa Paraiso para sa bawat Muslim na nagdarasal ng labindalawang rak'at na sunnat bilang karagdagan sa Fardh na pagdarasal araw-araw alang-alang sa Allah swt.[125]
- Naisalaysay ni Hazrat 'Ayesha (raa) na sinabi ng Propeta (sknk): Ang dalawang rak'at na pagdarasal bago ang dasal sa madaling araw (Fajr) ay mas mabuti kaysa mundong ito at ang lahat nang nilalaman nito.[126]

- Sinabi ni Hazrat Umm Habiba (raa) na sinabi ng Propeta (sknk): " Ang isang (taong) umanib sa (pagsasagawa) ng apat na rak'at (na pagdarasal sa sunnat) bago (maisagawa ang) 'Dhohr at

---

[124]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 355 Hadeeth no. 626.

[125]. Muslim, Riyadh-Us-Saleheen Vol. 2 page 549 Hadeeth no. 1097. (Tandaan: Ang ekstrang 12 rak'at na mga pagdarasal na sunnat ay ayon kay Imam Nisai at Tirmizi ang 2 rak'at bago ang pagdarasal ng Fardh sa madaling araw (Fajr), 4 na rak'at bago at 2 rak'at pagkatapos ng pagdarasal sa Fardh sa Tanghali (Dhohr), 2 rak'ats pagkatapos ng Fardh sa takipsilim (Maghrib), 2 rak'at pagkatapos sa pagdarasal ng Fardh sa gabi ( Isha). Tingnan ang Sunnat Muakkadah sa pahina 55 sa aklat na ito.

[126]. Muslim, Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 550 Hadeeth no. 1102.

apat na rak'at na sunnat pagkatapos nito, Ipagbabawal ng Allah (swt) para sa kanya ang apoy ng Impiyerno.[127]

**Ang Higit na Kahalagahan ng Masjid at ang gantimpala ng taong naghihintay sa loob ng Masjid para magdasal:**

- Naisalaysay ni Abu Musa (ra): Sinabi ng Propeta (sknk), "Ang mga taong magkakamit nang napakaraming gantimpala sa kanilang mga pagdarasal ay silang mga taong) pinakamalayo (ang tirahan mula sa Masjid) at ang sumunod ay silang medyo may kalayuan at ang sumunod ay ang pagkasunod-sunod nito. Ganoon din ang isang naghihintay para sa pagdarasal kasama ang Imam ay magkakamit nang higit na gantimpala kaysa isang (taong) pagkatapos magdasal ay tuloy (natulog) sa higaan.[128]
- Naisalaysay ni Humaid (ra): Sinabi ni Anas (ra), "Sinabi ng Propeta (sknk), O! Bani Salima, Hindi ninyo naisip na bawat hakbang ninyo (patungong Masjid) ay may gantimpala (habang kayo ay parating upang magdasal)? " Sinabi ni Mujahid (ra): "Hinggil sa kasabihan ng Allah (swt); "Naitala Namin ang (anumang bagay na) naipadala nila noon, at ang kanilang mga bakas" (Q-36:12). At sinabi ni Anas (r.a) ang tauhan ng Bani Salima ay balak nilang lumipat sa pook na mas malapit sa Propeta sknk subalit hindi nagustuhan ng Propeta (sknk) ang opinyong kanilang iiwan ang kanilang mga bahay na walang nakatira doon at kanyang sinabi, "Hindi ba ninyo naisip na makakamit ninyo ang gantimpala (dahil) sa bakas nang inyong mga paa? " Sinabi ni Mujahid (ra), ang kahulugan ng bakas nang kanilang mga paa ay ang hakbang ng mga paa at ang pagpunta (sa Masjid) na naglalakad.[129]
- Naisalaysay ni Abu Hurairah (ra): Sinabi ng Sugo ng Allah (sknk). "Ang mga Anghel ay patuloy na nananalangin sa Allah (swt) sa

---

127. Riyadh-Us-Saleheen, Vol. 2 page 556 Hadeeth no. 1116. (Naiulat ito ni Abu Daud at Tirmizi at tinawag ito ni Tirmizi na kasama sa mga mabuting hadith). Tandaang mabuti: Sa tradisyon na ito ay naghihikayat sa apat na rak'at na sunnat bago at apat na rak'at pagkatapos ng pagdarasal sa Dhohr. Sa walong rak'at na ito, ang anim ay sunnat muakkadah at ang naiwang dalawa ay paniniwalaang nafil (voluntary).

128. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 353 Hadeeth no. 623.

129. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 354 Hadeeth no. 625.

Kanyang mga pagpapala at kapatawaran sa bawat isa sa inyo habang siya ay nasa kanyang musalla (pook dasalan) at hindi abutan ng pagka-hadath (o hindi nawalan ng bisa ang kanyang wudho'). Ang mga Anghel ay kanilang sasabihin, "O Allah! Patawarin Mo siya at maging Maawain sa kanya."Bawat isa sa inyo ay nasa pagdarasal at walang ibang makakapigil sa kanya sa pagpunta sa kanyang pamilya maliban sa pagdarasal."[130]

- Naisalaysay ni Abu Hurairah (ra): Sinabi ng Propeta (sknk), bibigyan ng Allah (swt) nang masisilungan ang pitong ito, sa araw na walang masisilungan maliban sa Kanyang lilim. (Ang pitong taong ito ay) ang makatarungang pinuno, ang binatang pinalaki sa pananampalataya sa Allah (swt) (i.e. tapat at palasamba sa Allah (swt) mula pagkabata), ang isang lalaking mahal o malapit ang kanyang puso sa Masjid (i.e. upang isagawa ang mga (obligado o sapilitang) sama-samang pagdarasal sa Masjid), ang dalawang taong nagmahalan sa landas ng Allah (swt) at sila ay nagkatagpo at nagkahiwalay sa landas ng Allah (swt) lamang, ang lalaking tumanggi sa alok ng isang kaakit-akit na babaing ipinanganak sa mataas na antas upang makipagtalik (illicit intercourse) sa kanya at kanyang sinabi: "Ako ay natatakot sa Allah (swt)", ang lalaking nagbigay ng lihim na kawanggawa para hindi ito malaman ng kaliwang kamay ang ibinigay ng kanang kamay (walang taong nakakaalam ng halaga nang kawanggawang kanyang ibinigay), at ang taong nananalanging nag-iisa sa Allah (swt) at ang kanyang mga mata ay basang-basa ng luha." [131]

[130]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 355 Hadeeth no. 628.

[131]. Sahih Al-Bukhari Vol. 1 page 356 Hadeeth no. 629.

## Kabanata – 6

## Iba't Ibang Uri Ng Mga Pagdarasal Sa Islam

| | | | |
|---|---|---|---|
| 1. | Dasal sa Jum-'ah | صلاة الجمعة | (Salatul Jum-'ah) |
| 2. | Dasal sa Pagkatakot o Panganib. | صلاة الخوف | (Salatul 'Khawf) |
| 3. | Dasal sa 'Eid | صلاة العيد | (Salatul 'Eid) |
| 4. | Dasal sa Witr | صلاة الوتر | (Salatul Witr) |
| 5. | Dasal sa Ulan | صلاة الاستسقاء | (Salatul Istisqa) |
| 6. | Dasal sa Eklipse | صلاة الكسوف | (Salatul Kusuf) |
| 7. | Dasal Pag-iiksi | صلاة التقصير | (Salatul Taqsir) |
| 8. | Ta'hajjud sa Gabi | التهجد بالليل | (Tahajjud Billayl) |
| 9. | Dasal sa Patay | صلاة الجنازة | (Salatul Janazah) |
| 10. | Dasal sa Tarawih | صلاة التراويح | (Salatul Tarawih) |

• **Ang Pagdarasal sa araw ng Jum-'ah (Biyernes)** ay ipinag-utos ng Allah swt. at mababasa ito sa Surah Al-Jum-'ah (62) verse 9:

قال تعالى: ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِذَا نُودِىَ لِلصَّلَوٰةِ مِن يَوْمِ ٱلْجُمُعَةِ فَٱسْعَوْاْ إِلَىٰ ذِكْرِ ٱللَّهِ وَذَرُواْ ٱلْبَيْعَ ۚ ذَٰلِكُمْ خَيْرٌ لَّكُمْ إِن كُنتُمْ تَعْلَمُونَ ﴿٩﴾ ﴾

"O kayong nananampalataya (mga Muslim)! Kapag naipahayag (sa inyo) ang panawagan sa Pagdarasal sa (Salatul Jum-'ah) araw ng Biyernes, ay magpunta (kayo) para sa paggunita sa Allah. Iyan ang mas makabubuti sa inyo, kung iyon ay alam ninyo."

Ang araw ng Biyernes ay unang itinakda sa mga Angkan ng Kasulatan (ang mga Hudyo at Kristiyano) at ipinag-utos sa kanila ang pagdiriwang sa araw na ito, subalit tinanggihan nila ito at sa halip na Biyernes ay pinalitan ito ng Sabado (Sabath) at Linggo. Mga Muslim lamang ang sumunod sa kautusan upang ipagdiwang ang araw ng Biyernes at ang pagdarasal dito. Ang pagdarasal sa Jum-'ah ay binubuo ito ng dalawang rak-'at at ito ay Fardh (sapilitan) dahil siya ang kapalit ng pagdarasal sa Dhohr (Tanghaling Pagdarasal). Ang paliligo sa mga (lalaking[132]) Muslim (na umabot ang kanilang edad sa tamang gulang) ay (Wajib) ipinag-utos sa kanila sa araw na ito dahil sinabi ng Propeta ﷺ. "Ang sinuman sa inyo ang magpunta sa Biyernes na Pagdarasal ay dapat na maligo at maglagay ng pabango [133] ." Kanais-nais ang pagpunta sa Masjed ng maaga dahil mayroong mga gantimpalang makakamit sa mga maaaga ang pagdating sa Masjed at kasama rin sa pagsamba sa araw ng Biyernes ang makinig sa Khutba[134] (o sermon) ng Imam dahil sinabi ng Propeta ﷺ.

(( إِذَا قُلْتَ لِصَاحِبِكَ أَنْصِتْ يَوْمَ الْجُمُعَةِ وَالْإِمَامُ يَخْطُبُ فَقَدْ لَغَوْتَ ))

"Kung iyong sabihin: " Tumahimik ka " sa iyong kasamahan sa araw ng Biyernes na kasalukuyang nagbibigay ng sermon (khutba) ang Imam, (ang iyong pagdarasal) ay mawawalan ng bisa." [135]

---

[132]. Sahih Al-Bukhari, Vol. 2, Chapter 2, Hadith No.4, Page 2.

[133]. Sahih Al-Bukhari, Vol. 2, Chapter 2, Hadith No.2, Page 2.

[134]. Nai-ulat ni Abu Hurairah (r.a.): Sinabi ng Propeta (sknk.), "Sa araw ng Biyernes, ang mga anghel ay nakatayo sa pintuan ng mosque (masjid) at isinusulat ang mga pangalan ng mga nagsisidatingan (sa masjid). Ang halimbawa sa mga maaagang dumating sa masjid ay kahalintulad ng (taong) nag-alay ng isang kamelyo. Ang sumunod dito ay parang nag-alay ng baka at ang sumunod ay tupa at ang sumunod ay manok at ang sumunod ay itlog. At kapag dumating ang Imam (para sa pagdarasal ng Jum'ah) ay titiklopin nila (ang mga anghel) ang kanilang talaan at nakikinig ng Khutba." Sahih Al-Bukhari, Vol. 2, Chapter 29, Hadith No.51, Page 25.

[135]. Al-Bukhari no. 94 at Muslim no. 851.

- **Ang Dasal sa Pagkatakot o panahon ng Panganib.** صلاة الخوف

Masyadong mahal ang pag-iingat na ipinagkaloob ng Allah (swt) sa Pagdarasal dahil kahit sa panahon ng digmaan o sa mga pook na mayroong panganib ay kinakailangan sa mga Muslim ang magdasal dahil ang may hawak sa pagpapasiya at makakaalis sa mga kalamidad ay ang Allah (swt) lamang. Ito ay nangyari sa panahon ng Propeta (sknk) noong sila ay makipag-sagupaan sa kanilang mga kaaway.

Sinabi ng Allah (swt) sa Surah an-Nisa 4: 101-102: "At kapag kayo (mga Muslim) ay naglalakbay sa kalupaan, wala kayong pagkakasala kung inyong paiigsiin ang *As-Salat* (ang dasal) kung kayo ay natatakot litisin (lusubin) ng mga di-naniniwala. Katotohanan, ang mga di-naniniwala ay mga kaaway na lalagi sa inyo. At kapag ikaw (O Muhammad) ay kasama nila (at kayo ay nangangamba sa inyong mga kaaway) at pinamunuan sila sa *As-Salat* (ang dasal), hayaang tumayo (sa *As-Salat*) ang isang pangkat nila kasama mo na dala-dala ang kanilang mga sandata (at umurong ang isa pang pangkat upang magbantay). At kapag natapos na sila sa kanilang pagpapatirapa (sa pagdarasal), hayaan mo silang pumunta sa likuran (para sila naman ang magbantay) at hayaan ang isa pang pangkat na hindi pa nakapagdarasal na pumunta (sa iyo), at hayaan silang magdasal kasama mo nang may pag-iingat at dala-dala ang kanilang mga sandata. Ninanais ng mga hindi naniniwala , kung kayo ay magiging pabaya (habang kayo ay nagdarasal) sa inyong mga sandata at mga gamit, na kayo ay lulusubin sa isang suguran. At wala kayong pagkakasala kung inyong tatanggalin ang inyong mga sandata dahil sa kasagabalan ng ulan o dahil kayo ay may karamdaman. Subalit magkaroon ng ibayong pag-iingat para sa inyong sarili. Katotohanan, inihanda ng Allah ang isang kahiya-hiyang kaparusahan para sa mga di-naniniwala."

At sinabi ng Allah (swt) sa Surah al-Baqara 2:239: "Kung nag-aalala kayo (sa kaaway), mag-alay ng Salah (pagdarasal) habang naglalakad o nakasakay. Subali't kapag kayo ay nasa matiwasay na kalagayan, ialay ang Salah (pagdarasal) sa mga paraang itinuro ng Allah (swt) sa inyo, na hindi ninyo nababatid noon."

Naisalaysay ni Salih Khawwat o ni Sahl bin Abi Hatmah (r.a.) tungkol sa mga nakasaksi sa Salatul Khawf (Pagdarasal sa Pagkatakot

O Panahon ng Panganib) na naisagawa sa Dhat-ur-Riqa na kasama sa Sugo ng Allah (sknk). Isang pangkat ang nakahelera sa kanyang likuran at ang ibang pangkat ay nakaharap sa mga kaaway. Ang Propeta (sknk) ang namuno (sa pagdarasal) sa naunang pangkat na nakasama niya sa unang rak'ah, at siya ay nag-paiwang nakatayo habang ang (unang) pangkat sa kanyang likuran ay tinapos nila ang (pangalawang) rak'at at umalis sila upang sagupain ang mga kaaway at dumating ang pangalawang pangkat at (ang Propeta sknk.) itinuloy ang nalalabing rak-'at sa kanila, at nagpaiwang naka-upo hanggang sa (ang pangalawang pangkat ay) binuo nila ang rak-'at at tinapos (ng Propeta sknk.) ang pagdarasal ng taslim na kasama sila. (Al-Bukhari. Vol. 5 Hadith No. 451)

### ♦ Ang Dasal sa panahon ng 'Eid صلاة العيد

Ang katagang 'Eid عيد ay galing sa salitang ugat na 'Aud عود na ang kahulugan ay "babalik". Ang kahulugan ng 'Eid-ul-Fitr ay ang Pagdiriwang sa paghinto sa Pag-ayuno pagkatapos nang buwan ng Ramadhan. Ang 'Eid-ul-A'dha ay pagdiriwang na ginaganap sa ika-sampung araw ng Dhul-Hijjah, ito ay tinatawag na rin sa titulong Araw ng Sakripisyal dahil sa araw na ito ginaganap ang pagkatay sa mga hayop na dinadala ng bawat perigrinong Muslim sa panahon ng Hajj. Sa mga Muslim ay wala silang Fiesta maliban sa dalawang 'Eid na ito. Ang pagdarasal sa 'Eid (Salatul 'Eid) ay katulad ng pagdarasal sa Araw ng Biyernes (Salatul Jumu'ah) na binubuo ito ng dalawang rak-'at. Ang kaibahan nito ay ang Iqamat at Adhan (Panawagan sa Pagdarasal) dahil ang pagdarasal sa 'Eid ay walang Adhan at Iqamat. Ang Salatul 'Eid ay sa umaga ginaganap at maaaring sa labas maisagawa o di kaya ay sa loob ng mga masjed. Ito ay binubuo ng anim na Takbeer (Allaho Akbar) sa unang rak-'at at limang Takbeer sa pangalawang rak-'at at pagkatapos ng pagdarasal ay sinusundan ito ng Khutba (sermon) para sa pagtitipon. S a 'Eidul Fitr ay dapat kumain ang tao ng kunti bago mag-umpisa ang pagdarasal subalit sa 'Eidul Adha ay dapat walang pagkaing kakainin hangga't hindi matapos ang pagdarasal sa Salatul 'Eid at makatay ang hayop pang-sakripisyal.

## ♦ Dasal sa Witr صلاة الوتر

Ang Salatul Witr ay sa katunayan dasal sa gabi. Ito ay isinasagawa pagkatapos ng Salatul Isha at Pagdarasal sa Tahajjud at binubuo ito ng mga gansal na rak-'at at dapat maisagawa bago sumapit ang Pagdarasal sa Umaga (Fajr).

Naisalaysay ni 'Abdullah bin 'Umar (r.a) : Sinabi ng Propeta (sknk), "Ang Pagdarasal sa Gabi ay isinasagawa sa dalawang rak-'at at sinusundan pa ng dalawang rak-'at at marami pa, at kung gusto mong tapusin ito, ay magdasal ng isang rak-'ah na magiging Witr para sa lahat ng nakaraang rak-'at." Sinabi ni Al-Qasim, "Mula noong umabot ang aming edad sa tamang gulang ay nakikita pa namin na marami pang tao ang nagdadasal ng tatlong rak-'at sa Witr at pinapayagan ang lahat ng iyan. Inaasahan kung walang kapinsalaan dito."[136]

Naisalaysay ni 'Abdullah bin 'Umar (r.a.) : Sinabi ng Propeta (sknk), "Gawin mo ang Witr bilang kahuli-hulihang pagdarasal sa gabi."[137]

## ♦ Dasal para sa Ulan صلاة الاستسقاء

Ang Dasal para sa Ulan (Salatul Istisqa) ay binubuo ito ng dalawang rak-'at kahalintulad ng Pagdarasal sa 'Eid, pagkatapos makapagdasal ng dalawang rak-'at ay magbibigay ang Imam ng kanyang Khutba (sermon) at magtatapos ito (ang khutba) sa mga panalangin (du'a) para sa Ulan. Kasama sa mga mungkahi sa pagdarasal ng Istisqa ang basahin sa unang rak-'ah ang Surah Qaf (Q-50) o di kaya ay ang Surah Al Hadeed (Q-57) at Surah Al-Qamar (Q-54) o di kaya ay Surah Al-Ghashiyah (Q-88) sa pangalawang rak-'ah.

Naisalaysay ni 'Abbad bin Tamim (r.a) mula sa kanyang tiyuhin na nagsabi, "Ang Propeta (sknk) ay nanalangin sa Allah (swt) para sa ulan at nagdasal ng dalawang rak-'at at binaliktad niya ang kanyang balabal." [138]

Naisalaysay ni Anas bin Malik (r.a.) : May isang Bedouin ang nagpunta sa Sugo ng Allah (sknk) sa araw ng Biyernes at sinabi. "O Sugo ng Allah ! ang mga hayupan, ang kanilang mga supling at ang

---

[136]. Sahih Al-Bukhari Vol. 2 , Page 58 Hadith 107.

[137]. Sahih Al-Bukhari Vol 2, Page 60 Hadith 112.

[138]. Sahih Al-Bukhari, Vol. 2, Page 76 Hadith 138.

mga tao ay malilipol. Kaya itinaas ng Sugo ng Allah sknk. ang kanyang dalawang kamay at nanalangin sa Allah (para umulan) at ang mga tao ay nagsitaasan na rin ng kamay kasama sa pagdalangin ng Sugo ng Allah (para sa ulan). Hindi pa kami nakakaalis sa loob ng Masjid ng (mag-umpisang) pumatak ang ulan. Umulan hanggang sa (pagsapit ng sumunod na) Biyernes at dumating na naman ang lalake at sinabihan ang Sugo ng Allah. "O Sugo ng Allah! Ang mga manlalakbay ay napilitang ipagpaliban ang kanilang biyahe (dahil sa labis na pag-ulan) at ang mga daan ay binaha."

Idinugtong ng nagsasalaysay na itinaas ng Propeta sknk. ang kanyang mga kamay (sa panahon ng pananalangin) hanggang sa natanaw ang kaputian ng kanyang kili-kili."[139]

- **Dasal sa Eklipse** صلاة الكسوف

Ang katagang Kusuf كسوف ay nagtutukoy sa eklipse ng Araw at ang Khusuf خسوف ay eklipse ng Buwan. Ayon sa mga pantas ng Teolohiyang Islamik ay sinasabi nang karamihan sa kanila na ang pagdarasal sa panahon ng Eklipse ay sunnat. Ang pagdarasal sa Kusuf ay kailangang Jamaah o Sama-sama at ang Khusuf ay hindi sama-sama bagkus paisa-isa. Binubuo ito ng dalawang rak-'at.

Naisalaysay ni Abu Bakra (r.a.) Kami ay kasama ng Propeta (sknk) sa panahon ng Kusuf (eklipse ng Araw). Tumayo ang Sugo ng Allah (sknk) na nakasayad ang kanyang balabal hanggang sa makapasok sa Masjid. Pinamunuan niya kami sa dalawang rak-'at na pagdarasal hanggang sa maging maliwanag ang (eklipse ng) araw. Pagkatapos ay sinabi ng Propeta (sknk) ang araw at ang buwan ay hindi nagkakaroon ng eklipse dahil sa pagkamatay ng sinuman. Kaya sa tuwing makita ninyo ang mga eklipse ay magdasal at manalangin (sa Allah (swt)) hanggang sa matapos ang eklipse. [140]

- **Dasal para sa Manlalakbay** صلاة المسافر

Ang relihiyong Islam ay hindi niya nakalimutang bigyan ng prebilihiyo ang mga manlalakbay pagdating sa larangan ng pagbibigay

---

[139]. Sahih Al-Bukhari, Vol. 2, Page 77 Chapter 20.

[140]. Sahih Al-Bukhari, Vol. 2 Page 83, Hadith 151.

lingkod sa Allah swt sa pamamaraan ng pagdarasal. Sinabi ng Allah (swt) sa Surah an-Nisa 4:101:

قال تعالى: ﴿ وَإِذَا ضَرَبْتُمْ فِي ٱلْأَرْضِ فَلَيْسَ عَلَيْكُمْ جُنَاحٌ أَن تَقْصُرُوا۟ مِنَ ٱلصَّلَوٰةِ إِنْ خِفْتُمْ أَن يَفْتِنَكُمُ ٱلَّذِينَ كَفَرُوٓا۟ ۚ إِنَّ ٱلْكَٰفِرِينَ كَانُوا۟ لَكُمْ عَدُوًّا مُّبِينًا ﴿١٠١﴾ ﴾

"At kapag kayo (mga Muslim) ay naglalakbay sa kalupaan, wala kayong pagkakasala kung inyong paiigsiin ang *As-Salat* (ang dasal) kung kayo ay natatakot litisin (lusubin) ng mga di-naniniwala. Katotohanan, ang mga di-naniniwala ay mga kaaway na lalagi sa inyo."

Maliwanag sa talata na ito na ang mga manlalakbay ay may dalawang pagpipilian; Magdasal na paigsiin ang rak-'at mula apat at gagawing dalawa ? o buuin ang apat na rak-'at ng Salatul Dhohr, 'Asr at 'Isha. Subalit ayon sa mga ibang pantas ay lalung kanais-nais kung ito ay paiigsiin dahil ito ay prebilihiyo o pabor mula sa Allah swt at umaayon sa mga tradisyon ng Propeta (sknk). Kung ang Imam o namumuno sa pagdarasal ay manlalakbay ay maaari niyang paigsiin ang rak'ah subalit sa mga Muqtadi (tagasunod) na hindi kasama sa mga naglalakbay ay kinakailangang buuin nila ang apat na rak-'at. Ang katanungan dito ay kung kailan maaaring paigsiin ang mga pagdarasal at hanggang kailan ito matatapos? Kung tatanungin natin ang Banal na Kor-an tungkol dito ay maliwanag na tahimik sa parting ito. Subalit matatagpuan natin ang mga kasagutan nito sa mga tradisyon ng Propeta sknk. "Naisalaysay ni Ibn Abbas (r.a) Minsan ang Propeta (sknk) ay umabot ng labing siyam na araw (sa paglalakbay) at nagdasal ng pinaigsiang mga pagdarasal. Kaya kung kami ay naglalakbay (at aabutan kami ng labing-siyam na araw) ay iniiksian namin ang mga pagdarasal subalit kung kami ay naglakbay (at umabot) ng mas mahabang panahon (ang paglalakbay) ay binubuo namin ang (rak-'at ng) mga pagdarasal.[141]

Ano ang layo ng paglalakbay na maaaring mapahintulutan ang isang naglalakbay para isagawa ang pagdarasal na pinaiksi? Tinawag ng Propeta (sknk) na isang araw at isang gabi ang biyahe (rito). Si Ibn 'Umar (r.a.), Ibn Abbas ay malimit nilang ginagawa na pinaiiksian

---

141. Sahih Al-Bukhari, Vol. 2, Page 107 Hadith 186.

nila ang mga pagdarasal at humihinto sa pag-aayuno sa paglalakbay ng apat na burud, katulad ng labing anim na Farsakh (ang layo ng tatlong milya ay katumbas ng isang Farsakh). [142]

Naisalaysay ng ama ni Salim (r.a.) : "Isinasagawa noon ng Propeta (sknk) ang pagdarasal sa Maghrib at Isha na magkasama kapag siya ay nagmamadali para sa paglalakbay." [143]

Naisalaysay ni Abbas (r.a.) : "Ang Sugo ng Allah (sknk) ay isinasagawa niyang magdasal ng Dhohr at 'Asr na magkasama kapag nasa paglalakbay at ganoon din ang pagdarasal sa Maghrib at Isha na magkasama." [144]

### ♦ (Dasal ng) Tahajjud sa Gabi التهجد بالليل

Ang kahulugan ng Dasal sa Gabi ay Dasal Tahajjud. Ang katagang Tahajjud ay nagmula sa salitang ugat na Huju' هجوع na ang kahulugan ay pagtulog. Sa literal na kahulugan ay ang pagsuko sa pagtulog. Ito ay di-sapilitang pagdarasal na isinasagawa mula sa kalagitnaan ng gabi hanggang sa pinakahuling bahagi ng gabi bago sumapit ang madaling araw na pagdarasal (Fajr). Walang tiyak na bilang sa mga rak-'at nito at wala ring tiyak kung anong Sura sa Banal na Kor'an ang babasahin o bibigkasin rito at anong panalangin ang babanggitin dito. Ang bilang ng rak-'ats nito ay magkakaiba, ito ay mula tatlo hanggang labing-tatlo kasama ang dasal sa Witr. Ang pagdarasal na ito ay naglalaman ng higit na kahalagahan, at kasama sa mga kahalagahan nito ay; Ang Allah (swt) ay bumababa[145] sa pinaka-mababang langit sa pinakahuling bahagi ng gabi at Kanyang sinasabi "Sinuman ang tumawag (nananalangin) sa Akin ay didinggin Ko. Ang sinuman ang maghingi sa Akin ay dapat Kong bigyan, Sinuman ang naghahangad sa Aking kapatawaran ay dapat kung patawarin. May saglit na panahon sa gabi na ang panalangin ng isang

---

[142]. Sahih Al-Bukhari, Vol. 2, Page 109 Chapter 4.

[143]. Sahih Al-Bukhari, Vol. 2, Page 116 Hadith 209(a).

[144]. Sahih Al-Bukhari, Vol 2, Page 117 Hadith 209(b).

[145]. Ayon kay Ibn Hajr, Imam Malek at iba pa, ay kasama sa kanilang mga paliwanag na ang katagang bumababa ay metaporiko dahil ang Kapangyarihan ng Allah swt ay nandyan palagi at nakakarating sa lahat ng oras. Ang Habag at Awa ng Allah swt ang Siyang bumababa sa mga takdang oras ng gabi. Ito ay nagpapaliwanag sa higit na kahalagahan ng pagdarasal sa Gabi (Tahajjud).

nananampalataya ay tinatanggap ng Allah (swt) Ang pagdarasal sa gabi (Tahajjud) ay dati ng isinasagawa ng mga banal na nauna sa atin at isa sa mga pamamaraan na mailalapit tayo sa Panginoon at nakakabayad sa ating mga pagkakasala (sa Allah swt) at ang Tahajjud ay bagay na mailalayo tayo sa mga kasalanan.

Sinabi ng Allah (swt):

قال تعالى: ﴿ وَمِنَ ٱلَّيۡلِ فَتَهَجَّدۡ بِهِۦ نَافِلَةً لَّكَ عَسَىٰٓ أَن يَبۡعَثَكَ رَبُّكَ مَقَامًا مَّحۡمُودًا ۝٧٩ ﴾

"At sa mga ibang bahagi ng gabi ay magsagawa rito ng As-Salat (dasal) (at may pagsasaulo ng Kor'an sa pagdarasal) bilang mga karagdagang pagdarasal (Nawafil) para sa iyo. Na maaaring ikaw ay maitaas ng iyong Panginoon sa Maqam Mahmud (ang estasyon ng puri at kadakilaan)." (Surah Al-Isra 17:79)

قال تعالى: ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلۡمُزَّمِّلُ ۝١ قُمِ ٱلَّيۡلَ إِلَّا قَلِيلٗا ۝٢ نِّصۡفَهُۥٓ أَوِ ٱنقُصۡ مِنۡهُ قَلِيلًا ۝٣ أَوۡ زِدۡ عَلَيۡهِ وَرَتِّلِ ٱلۡقُرۡءَانَ تَرۡتِيلًا ۝٤ إِنَّا سَنُلۡقِي عَلَيۡكَ قَوۡلٗا ثَقِيلًا ۝٥ إِنَّ نَاشِئَةَ ٱلَّيۡلِ هِيَ أَشَدُّ وَطۡـٔٗا وَأَقۡوَمُ قِيلًا ۝٦ ﴾

"O ikaw na nakabalot (sa mga kasuotan)! Tumayo (at magdasal) sa gabi, maliban sa bahagya (ng gabi), Kalahati nito o mas maliit ng bahagya rito, O di kaya ay damihan ng kaunti, at isaulo ang Kor'an sa (isang) malumanay at kalugod-lugod na tono. Katotohanan, ipapadala Namin sa iyo ang mabibigat na Salita (o Mensahe). Katotohanan, Ang pagtayo sa gabi (para isagawa ang Tahajjud) ay mahirap, mabisa at maganda sa pamamahala sa sarili at pinaka-bagay para sa (mga pang-unawa sa) Salita (ng Allah swt)." (Al-Muzammil 73:1-6)

## ♦ Pagdarasal para sa Patay [146] صلاة الجنازة

Ang pagsasagawa ng pagdarasal sa patay ay isang espirituwal na tungkulin, ayon sa opinyon ng mga pantas na Muslim. Ito ay tungkuling pangkalahatan (sa lahat ng Muslim) o Fardh Kefayah.

### Ang paglalagay ng bangkay upang maisagawa dito ang pagdarasal.

1. Higit na mainam kung (ang bangkay na may balot ay nakalulan sa **bier**[147] (o patungan ng bangkay) at nasa harapan ng Imam na nakahigang patagilid sa kanan at ang mukha ay nakaharap sa dako ng Kiblah). Ang Imam ay tatayo sa bandang ulo ng namatay kung ito ay lalaki at sa bandang gitna kung ito naman ay babae.
2. Kung mahigit sa isa o marami ang mga bangkay ay mas mabuti kung maisagawa ang pagdarasal sa kanila nang isa-isa, kahit pinapayagang maisagawa sa kanilang lahat ang isang dasalan lamang na ang mga bangkay (na nakalulan sa bier) ay ilalagay sa harapan ng Imam (na magkakasunod-sunod, na nakahelira sa hanay ng mga magdadasal) at ang kanilang mukha ay nakaharap sa dako ng Kiblah. Dapat na ang pinakamalapit na bangkay sa Imam (kung magkakaiba ang kasarian ng mga bangkay) ay ang lalaki, sumunod ang batang lalaki at susunod ay ang babae.

### Ang paglalarawan kung paano ginagawa ang pagdarasal para sa isang patay.

1. Ang layunin ng mga magdadasal ay upang isagawa ang pagdarasal na ito, Ang pagsasa-isip na ito (ang pagdarasal) ay isang tungkulin.
2. Ang Imam, habang ito ay nakatayo sa harapan ng namatay, at ang mga taong may balak sumama sa pagdarasal na ito ay dapat gumawa ng tatlong hilera[148] (ito ang sunnah) na silang lahat ay nakaharap sa Kiblah. At uumpisahan ng Imam ang pagdarasal sa pamamagitan ng pagbigkas sa una sa apat ng "Takbeer" (ito ang pagbigkas sa Allaho Akbar) at nakataas ang kanyang dalawang kamay

---

[146]. Basahin ang libretang may pamagat, "ANG AKLAT NG JANAZAH" mula sa panulat ng may akda sa babasahing ito.

[147]. ito ang pinaglululanan sa bangkay ng isang namatay.

[148]. Abu Daud and Tirmidhi, Riyadh-Us-Saleheen Vol. 2 no. 934 page 481.

na nakapantay sa kanyang balikat at ibababa itong patiklop sa kanyang dibdib (ang kanang kamay ay nakapatong sa kaliwang kamay).

3. Pagkatapos ng unang takbeer o Allaho Akbar ay kailangang bigkasin lamang ang "Ta'awwudh" (A'oodho-billahi minas shaytaanir rajeem) at ang surah Al-Fatiha (Ang Pambungad na Kabanata sa Qur'an) lamang[149]. At pagkatapos ay itaas ulit ang dalawang kamay (katulad ng unang takbeer) at sabihin ang Allaho Akbar sa pangalawang takbeer, at pagkatapos ay bigkasin ang panalangin kay Propeta Abraham (nang tahimik);

( اَللَّهُمَّ صَلِّ عَلَى مُحَمَّدٍ وَعَلَى آلِ مُحَمَّدٍ كَمَا صَلَّيْتَ عَلَى إِبْرَاهِيمَ وَعَلَى آلِ إِبْرَاهِيمَ إِنَّكَ حَمِيْدٌ مَجِيْدٌ ، اَللَّهُمَّ بَارِكْ عَلَى مُحَمَّدٍ وَعَلَى آلِ مُحَمَّدٍ كَمَا بَارَكْتَ عَلَى إِبْرَاهِيمَ وَعَلَى آلِ إِبْرَاهِيمَ إِنَّكَ حَمِيْدٌ مَجِيْدٌ )

"Allahumma salli 'alaa Muhammaden wa 'alaa aali Muhammaden, kama sallayta 'alaa Ibraahema wa 'alaa aali Ibraahima fil 'alameena innaka hameedun majeed, Allahumma baarik 'alaa Muhammadin wa 'alaa aali Muhammaden kamaa baarakta 'alaa Ibraahema wa 'alaa aali Ibraahema innaka 'hameedun majeed."

At pagkatapos ay itaas muli ang kamay sa pangatlong takbeer at sabihin ang Allaho Akbar, at bigkasin ang panalangin para sa yumao (nang tahimik);

( اَللَّهُمَّ اغْفِرْ لِحَيِّنَا وَمَيِّتِنَا وَشَاهِدِنَا وَغَائِبِنَا وَصَغِيْرِنَا وَكَبِيْرِنَا وَذَكَرِنَا وَأُنْثَانَا، اَللَّهُمَّمَنْ أَحْيَيْتَهُ مِنَّا فَأَحْيِهِ عَلَى الْإِسْلَامِ وَمَنْ تَوَفَّيْتَهُ مِنَّا فَتَوَفَّهُ عَلَى الْإِيْمَانِ )

"Allahummagfir li'hayyina wa mayyetina washa-hidina wa ghaa-ibina wa sagheerina wa kabeerina wa dhakarina wa unthaana, Allahumma man a'hyaytaho minna, fa-a'hyehi 'alal Islaam, waman tawaffaytahu minna fatawaffahu 'alal eemaan"

" O ! Allah patawarin mo po ang mga buhay sa amin at ang mga namatay sa amin, ang mga nandito at wala, ang mga bata at matatanda, ang mga lalaki at mga babae. O! Allah ﷻ , gawin Mo pong

---

[149]. Saheh Al-Bukhari. Volume 2 no. 412 page 231

isang Muslim ang sinumang binigyan Mo ng buhay sa amin, at sinuman sa amin ang binawian Mo ng buhay ay mamatay sanang nasa tamang paniniwala.

O maaaring idagdag mo ang panalangin na ito:

(اَللّٰهُمَّ اغْفِرْلَهُ، وَارْحَمْهُ، وَعَافِهِ، وَاعْفُ عَنْهُ، وَأَكْرِمْ نُزُلَهُ، وَوَسِّعْ مُدْخَلَهُ، وَاغْسِلْهُ بِالْمَاءِ وَالثَّلْجِ وَالْبَرَدِ، وَنَقِّهِ مِنَ الْخَطَايَا، كَمَا نَقَّيْتَ الثَّوْبَ الْأَبْيَضَ مِنَ الدَّنَسِ، وَأَبْدِلْهُ دَارً خَيْرًا مِنْ دَارِهِ، وَأَهْلاً خَيْرًا مِنْ أَهْلِهِ، وَزَوْجًا خَيْرًا مِنْ زَوْجِهِ، وَأَدْخِلْهُ الْجَنَّةَ، وَأَعِذْهُ مِنْ عَذَابِ الْقَبْرِ، وَمِنْ عَذَابِ النَّارِ)

"Allaahummagfirlaho wa ar'hamho wa'aafihi wa'afo 'anho, wa akrim nozolaho, wawassi' mod'khalaho, wagsilho bil maa iwaththalji wal barad, wanaqqehi minal 'kha'taayaa, kamaa naqqayta aththawbal abyadha minad danas, wa abdelho daaran khayran min daarihi, wa ahlan 'khayran min ahlihi, wazawjan 'khayran min zawjihi, wa ad'khilhol jannata, wa a'idh-ho min 'adhaabil qabr, wa min 'adhaabin naar"[150]

"O! Allah ﷻ , patawarin at kaawaan (Mo po) siya sa kanyang mga pagkakasala at pagkalooban siya ng marangal na tahanan (sa Langit) at paluwangin ang kanyang libingan. Hugasan siya ng tubig, niyebe at yelo at linisin ang kanyang mga pagkakasala katulad sa isang maputing telang malinis sa dumi, at pagkalooban siya ng panibagong tirahan, pamilya at asawa na mas mabuti kaysa kanyang lumang tirahan, pamilya't asawa, at tanggapin siya sa Paraiso at ipag-adya sa parusa sa libingan at Impiyerno. (kung ang namatay ay bata ay maaaring idagdag lamang ito:)

( اَللّٰهُمَّ اجْعَلْهُ فَرَطًا لِأَبَوَيْهِ وَسَلَفًا وَذُخْرًا وَعِظَةً وَاعْتِبَارًا وَشَفِيْعًا وَثَقِّلْ بِهِ مَوَازِيْنَهُمَا وَافْرِغِ الصَّبْرَ عَلَى قُلُوْبِهِمَا)

"Allahummaj 'alho fara'tan li abawayhi wa salafan wa dho'khran wa-'idhatan wa-'tibaaran wa shafee'an wa thaqqel bihi mawaazeenahoma wa afrigis sabra 'alaa quloobihima."

---

[150]. Muslim, Riyadh-Us-Saliheen, Vol 2 no. 935 page 483.

"O! Allah ﷻ , ipadala siyang una sa kanyang mga magulang upang maging magaan ang daan para sa kanyang mga magulang at gawin siyang dahilan bilang gantimpala, yaman, ala-ala, larawan at tagapamagitan. Sa pamamagitan niya (ang bata)ay gawing mabigat ang timbang ng kanilang (ang kanyang mga magulang) mabubuting gawain at punuin ang kanilang puso ng pagtitiis at tiyaga."

( اَللَّهُمَّ لاَ تَحْرِمْنَا اَجْرَهُ وَلاَ تَفْتِنَّا بَعْدَهُ وَاغْفِرْ لَنَا وَلَهُ )

"Allahumma la ta'hrimna ajrahu walaa taf'tinna ba'adaho wagfir lana walahoo"

"O! Allah ﷻ huwag alisin (sa amin) ang mga gantimpala para sa aming yumao at huwag Mo po kaming pagkalooban ng mga pagsubok sa kanyang pagyao, patawarin siya at kami."

Bigkasin (minsan lamang) ang: **"Assalamu alaikom warahmatullah"** At lumingon sa kanan at dito nagtapos ang pagdarasal.

**Ang Pagdarasal ng mga huling dumating.**

Kailangang buuin ng mga nahuling dumating sa pagdarasal (na ang imam ay nakailang beses nang nagtakbeer) ang kanilang dasal, hanggang sa sila ay makapag-tasleem.

- Makabubuting huwag alisin ang bangkay habang nagdarasal pa ang mga nahuli at hintaying sila ay makatapos sa pagdarasal.

♦ **Pagdarasal sa Tarawih** صـــلاة التـــراويح

Ang pagdarasal na ito ay tinatawag na Tarawih at ang kahulugan ay pagdarasal na may saglit na pahinga dahil ang mga mananampalataya ay nagpapahinga pagkatapos magdasal nang apat na rak-'at, at isinasagawa ito sa panahon ng pag-aayuno sa buwan ng Ramadhan. Ang Propeta (sknk) ay hindi nagbigay ng tiyak na oras sa gabi para sa pagsasagawa sa mga pagdarasal na ito subalit ang pagsasagawa dito ay dapat pagkatapos ng salatul Isha hanggang bago sumapit ang salatul Fajr. Ang malimit gawain ng Propeta (sknk) ay pagkatapos niyang magpahinga sa unang yugto ng gabi ay itinutuloy niya ang pagdarasal dito sa pinakahuling yugto ng gabi. Ang

pagdrasal na ito (Tarawih sa buwan ng Pag-aayuno (Ramadan)) ay dati'y binubuo ng labing-isang rak-'at subalit tinaasan ito at ginawang dalawampu na may kasamang tatlong rak-'at para sa Witr. Sa panahon ng Propeta (sknk) at ni Abu Bakr at Omar (r.a.a), ang Tarawih ay sa bawat bahay ng mga mananampalataya nila isinasagawa. Si 'Omar (r.a) ang nagpalabas sa sistemang jama-'ah o sama-samang pagdarasal sa Tarawih na pinamunuan ng Qari. Ang dasal sa Tarawih na sama-sama ay naisagawa ng Propeta (sknk) tatlong beses o apat na beses lamang sa kanyang buhay.

Naisalaysay ni Abu Hurairah (r.a.) na sinabi ng Sugo ng Allah (sknk), 'Ang sinuman ang magdasal sa gabi, sa buong buwan ng Ramadan nang (walang ibang dahilan kundi) taos-pusong pananampalataya (sa Allah (swt) at umaasa sa mga gantimpala mula sa Allah (swt) ay mapapatawad lahat ang kanyang mga nakaraang pagkakasala."

Sinabi ni 'Abdur Rahman bin 'Abdul Qari, " Isang gabi sa (Buwan ng) Ramadan, lumabas ako kasama sa lakad ni 'Umar bin Al-Khattab patungo sa masjid at natagpuan namin na ang mga tao ay nagdadasal sa iba't ibang umpok. Mayroong lalaking nagdadasal na nag-iisa, mayroon ding lalaking nagdadasal na sa kanyang likuran ay may kasamang maliit ang bilang. Kaya, sinabi ni 'Umar, 'Sa aking opinyon ay mas makabubuti kung aking ipunin ito (ang mga tao) sa iisang pamunuan ng isang Qari (mambabasa) (katulad ng pagdarasal na jama-'ah (sama-sama)).[151]

[151]. Sahih Al-Bukhari, Vol. 3 page 126, Hadith no. 226

## Mga Legal na Pananaw (FATWA) tungkol sa As-Salat.

**1. Ano ang mga alituntunin tungkol sa pagdarasal ng Tahiyyatul Masjid?**

Ang Tahiyyatul Masjid ay pagdarasal na Sunnah at tagubilin sa lahat ng panahon, kahit sa mga oras na doon ipinagbawal ang mga pagdarasal, ito ay base mula sa kasabihan ng Propeta ﷺ :

(( إِذَا دَخَلَ أَحَدُكُمُ الْمَسْجِدَ فَلاَ يَجْلِسُ حَتَّى يُصَلِّيَ رَكْعَتَيْنِ ))

"Kung mayroon man sa inyo ang pumasok sa Masjed, ay huwag umupo hangga't hindi makapagdasal ng dalawang rak'ah." [152] *(Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, Fatawa Islamiyah, page 289)*

**2. Ano ang Salatul Dhu'ha at kailan ito ginagawa?**

Ang Salatul Dhuha ay siya rin ang **Salatul Ishraq,** ito ay Sunnat at binubuo ng dalawang rak'ah, ginagawa ang pagdarasal na ito kapag tumaas ang sikat ng araw mula sa silangan (na ang anino ng sibat ay kasinlaki nito), hanggang bago magtanghali. Ang pinaka-maganda rito ay sa panahon nang kainitan nito bago magtanghali at ito ay ayon sa Hadith ng Propeta ﷺ : (( صَلاَةُ الأَوَّابِيْنَ حِيْنَ تَرْمَضُ الْفِصَالُ

"Salatul Awwabeen (katulad ng Adh-Dhuha) ay kapag ang araw ay nasa kanyang kainitan.))[153] *(Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, Fatawa Islamiyah, page 289)*

**3. Huling dumating sa Pagdarasal.**

a.) **Kung ang isang mananamplataya ay dumating na ang Imam ay nakayuko (Ruko')** sa unang Rak'ah, ay kailangang sumama siya sa jama-'ah at bigkasin ang dalawang *Takbir,* ang pambukas na *Takbir* habang nakatayo at ang pangalawang *Takbir* para sa pagyuko. Hindi na niya kailangang banggitin ang pambungad na panalangin (Du'a al-Istiftah) o di kaya ay ang Surah Al-Fatihah dahil sa kawalan ng oras. Iyon ay dahil sa Hadith ni Bukhari, mula sa

---

[152]. Al-Bukhari no. 1163 at Muslim no. 714.

[153]. Muslim no. 748.

awtoridad ni Abu Bakrah Ath-Thaqafi ﷺ at kanyang nai-ulat na isang araw siya ay pumasok sa mosque at natagpuan niyang nakayuko ang Propeta ﷺ at sabay siyang yumuko kasama sa jama-'ah, ng makatapos ang Propeta ﷺ ay kanya itong sinabihan :

(( زَادَكَ اللهُ حِرْصًا وَلَا تَعُدْ )) "Dagdagan nawa ng Allah ang iyong pagpupunyagi, subalit huwag ulitin ito".[154] At ang Hadith:

(( مَنْ أَدْرَكَ الرُّكُوعَ فَقَدْ أَدْرَكَ الرَّكْعَةَ )) "Ang sinumang abutan niya ang Ruko' (pagyuko) ay naabutan niya ang Rak'ah." [155] *(Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, Fatawa Islamiyah, page 138)*

b.) **Kung ang isang mananamplataya ay huling dumating sa jama'ah ng hindi pa tapos ang dasal,** ay kung ano man ang naabutan niyang Rak'ah sa dasal ay itinuturing na umpisa ng kanyang dasal at kung ano ang nalalabi ay siya ang katapusan nito, ayon kay Bukhari at Muslim ay sinabi ng Propeta ﷺ :

(( إِذَا أَتَيْتُمُ الصَّلَاةَ فَامْشُوا وَعَلَيْكُمُ السَّكِينَةُ فَمَا أَدْرَكْتُمْ فَصَلُّوا وَمَا فَاتَكُمْ فَأَتِمُّوا ))

"Kapag kayo ay pupunta sa pagdarasal, lumakad ng tahimik at may kasamang katiwasayan (ng kalooban); at anuman ang maabutan mo (sa as-Salat), magdasal at anuman ang hindi mo maabutan, punuan (buuin) ito." *(Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, Fatawa Islamiyah, page 164)*

**4. Ano ang dapat gawin kung ang mananampalataya ay nagkaroon ng pag-aalinlangan ① kung naisagawa ba ang isang pagdarasal o baka hindi pa, ② nakalimutan kung ilang rak'ah ang natapos o ilan pa ang rak'ah na hindi naisagawa.**

a.) Kung ang isang mananampalatayang Muslim ay mayroong pag-aalinlangan na baka hindi pa niya naisagawa ang isa sa mga obligadong pagdarasal, ay mas makabubuti sa kanya ang isagawa ito sa lalong madaling panahon dahil ang obligasyon ay nandoon parin,

---

154. Al-Bukhari no. 783.

155. Abu Dawud no. 893, kasama ang kasabihan "Ang sinumang abutan ang Rak'ah ay naabutan niya ang Salat."

kaya karapat dapat na gawin niya ang tiyak na pagdarasal dahil may kasabihan ang Propeta ﷺ :

(( مَنْ نَامَ عَنِ الصَّلاَةِ أَوْ نَسِيَهَا فَلْيُصَلِّهَا إِذَا ذَكَرَهَا لاَ كَفَّارَةَ لَهَا إِلاَّ ذَلِكَ ))

"Ang sinumang matulog sa pagdarasal o nakalimutan niya ito, ay kailangang pagdasalan niya (ang pagdarasal na nakalimutan o tinulogan niya) sa oras na magunita niya, at ito ay walang kabayaran maliban (sa pagdarasal) dito." [156]

*(Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, Fatawa Islamiyah, page 154)*

b.) Kung ang isang mananampalatayang Muslim ay nakalimutan niya kung ilan ang rak'ah ng pagdarasal ang naisagawa o hindi pa niya naisagawa, ay dapat niyang tantiyahin sa pinakamababang bilang ang rak'ah ng pagdarasal na kanyang naisagawa at buuin ito, bago mag-Taslim ay magpatirapa ng dalawang beses (Sujood Assahow). Ito ay mula sa salaysay ni Abu Sa'id رضي الله عنه , mula sa Propeta ﷺ na kanyang sinabi:

(( إِذَا شَكَّ أَحَدُكُمْ فِي صَلاَتِهِ فَلَمْ يَدْرِ كَمْ صَلَّى ثَلاَثًا أَمْ أَرْبَعًا فَلْيَطْرَحِ الشَّكَّ وَلْيَبْنِ عَلَى الْيَقِينِ، ثُمَّ يَسْجُدُ سَجْدَتَيْنِ قَبْلَ أَنْ يُسَلِّمَ، فَإِنْ كَانَ صَلَّى خَمْسًا شَفَعْنَ لَهُ صَلاَتَهُ وَإِنْ كَانَ صَلَّى إِتْمَامًا لأَرْبَعٍ كَانَتَا تَرْغِيمًا لِلشَّيْطَانِ ))

" Kung mayroon man sa inyo ang magkaroon ng pag-aalinlangan sa kanyang pagdarasal, at hindi alam kung ilan ang (rak'ah) ng pagdarasal ang kanyang naisagawa, tatlo o apat (na Rak'ah), alisin ang pag-aalinlangan base sa kanyang (sariling) pagtatantiya kung saan siya sigurado. At magpatirapa ng dalawang beses bago mag-Taslim; kung siya ay nakapagdasal ng limang rak'ah, ang kanyang pagdarasal ay magiging tagapamagitan para sa kanya, at kung matuwid niyang nabuo ang pagdarasal, iyon ay magiging kahihiyan ng Shaytan.))[157] *(Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, Fatawa Islamiyah, page 182)*

**5. Maaari bang magdasal kasama sa jama'ah ng Salatul Tarawih na ang layunin ay para isagawa ang Salatul Isha?**

---

[156]. Al-Bukhari no. 597 at Muslim no. 684.

[157]. Muslim no. 571.

"Walang kasalanan kung ang isang magdarasal ay sumama sa kanila (sa jama'ah Salatul Tarawih) na ang kanyang layunin ay Salatul Isha, ayon sa pinaka-awtoridad sa dalawang pananaw na pinaniniwalaan ng mga pantas sa Islam. Kapag nag-Taslim ang Imam, kinakailangang siya ay tumayo at buuin ang kanyang pagdarasal (sa Salatul Isha). Ito ay nai-ulat sa dalawang Sahih Hadith mula kay Mu'ath bin Jabal ﷺ na siya ay malimit magdasal ng salatul Isha kasama sa jama'ah ng Propeta ﷺ , at pagkatapos siya ay bumalik sa kanyang tauhan at pinamunuan sila sa pagdarasal (ng salatul Isha), at hindi ito pinuna ng Propeta ﷺ [158]. Ito ay nagpatotoo na pinapayagang isagawa ang isang obligadong pagdarasal kasama sa jama'ah ng sunnat na pagdarasal. Nai-ulat na rin mula sa Propeta ﷺ na mula sa ibang mga pagdarasal katulad nang Salatul Khawf ay ginawa niyang pamunuan ﷺ ang isang pangkat (ng jama'ah) sa isang dalawang rak'ah na pagdarasal at ginawa ang Taslim kasama sila, pagkatapos ay nagdasal ulit ng dalawang rak'ah sa ibang pangkat (jama'ah) at ginawa ulit ang Taslim kasama sila[159]. Ito ay nangangahulugan na ang unang dalawang rak'ah ay para sa obligadong pagdarasal sa kanya at ang pinakahuling dalawang rak'ah ay para sa kanyang sunnat o hindi obligadong pagdarasal subalit obligadong pagdarasal ang isinasagawa nang mga taong kasama niya sa jama'ah. *(Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, Fatawa Islamiyah, page 176)*

## 6. Ang mga oras na dito ipinagbabawal ang Pagdarasal.

Ayon sa Hadith ng Propeta ﷺ ay nagsabi:

(( لاَ صَلاَةَ بَعْدَ الصُّبْحِ حَتَّى تَرْتَفِعَ الشَّمْسُ، وَلاَ صَلاَةَ بَعْدَ الْعَصْرِ حَتَّى تَغْرُبَ الشَّمْسُ ))

"Walang pagdarasal pagkatapos ng Fajr hanggang sa pagsikat ng araw, at walang pagdarasal pagkatapos ng 'Asr hanggang sa paglubog ng araw (sa kanluran)."[160]

---

[158]. Al-Bukhari no. 700.
[159]. Abu Dawud no. 1244.
[160]. Al-Bukhari no. 586 at Muslim 827.

Subalit, nang dahil sa sapat na dahilan ay may mga pagdarasal na hindi nasasaklaw dito, katulad ng Salatul-Kusuf, Salatul-Janazah at Ta'hiyyatul-Masjid at iba pang mga obligadong pagdarasal katulad ng Fajr at 'Asr na hindi naisagawa (sa takdang oras) ang dasal dahil sa malalim o mahimbing na pagtulog o sa hindi sinasadyang pagkalimot. Sinabi ng Propeta ﷺ :

(( مَنْ نَامَ عَنِ الصَّلاَةِ أَوْ نَسِيَهَا فَلْيُصَلِّهَا إِذَا ذَكَرَهَا ))

"Ang sinumang natutulog sa (oras ng) pagdarasal o nakalimutan ito ay dapat bayaran niya sa panahon nang magunita niya ito..." [161] (*Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, at Shiekh Saleh ibn 'Uthaimeen, Fatawa Islamiyah, page 291 & 295)*

**7. Ang hatol tungkol sa pagmamadali at patakbong patungo sa Masjid para maabutan ang rak'ah ng As-Salat.**

Ang sunnah ay lumakad ng normal, mahinahon at may kasamang kapanatagan ng kalooban patungo sa hanay ng mga nagdarasal, kaya ang pagmamadaling nanakbo patungo sa isang pagdarasal ay hindi kanais-nais at dapat iwasan. Sinabi ng Propeta ﷺ :

(( إِذَا أَتَيْتُمُ الصَّلاَةَ فَامْشُوا وَعَلَيْكُمُ السَّكِينَةُ فَمَا أَدْرَكْتُمْ فَصَلُّوا وَمَا فَاتَكُمْ فَأَتِمُّوا))

"Kapag kayo ay pupunta sa pagdarasal, lumakad ng tahimik at may kasamang katiwasayan (ng kalooban); at anuman ang maabutan mo (sa as-Salat), magdasal at anuman ang hindi mo maabutan, bayaran ito."[162] (*Shiekh Abdul-Aziz ibn Baz, Fatawa Islamiyah, page 326)*

**8. Ano ang hatol kung dumating ang isang magdarasal sa panahon na ang jama-ah ay nasa katayuan ng tashahud sa pangalawang raka'h ng salatul Jumu'ah?**

Ang sinuman ang hindi makaabut ng isang rak'at sa Biyernes na pagdarasal ay hindi niya naabutan ang Salatul Jumu'ah at karapat-dapat na Salatul Dhohr ang kanyang pagdarasal na isasagawa. (*Shiekh Abdullah ibn Jibreen, Fatawa Islamiyah, page 460)*

---

[161]. Al-Bukhari no. 597 at Muslim 684.

[162]. Al-Bukhari nos. 635-636 at Muslim no. 602.

## 9. Paano magdasal ang mga may sakit?

Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ :

(( صَلِّ قَائِمًا فَإِنْ لَمْ تَسْتَطِعْ فَقَاعِدًا فَإِلَمْ تَسْتَطِعْ فَعَلَى جَنْبٍ ))

" Magdasal ng nakatayo; at kung hindi mo kaya, ay umupo, at kung hindi mo ito kaya, ay tumagilid." [163]

1. Kailangang maisagawa ng taong may sakit ang mga obligadong pagdarasal na nakatayo, o di kaya ay naka-tungo ang ulo o naka-baluktot ang katawan o di kaya ay nakahapay sa pader o naka-tungkod.

2. Kung hindi niya kayang tumayo, ay magdasal na naka-upo at mabuti sa kanya ang nakaupong cross-legged sa panahon ng pagtatayo at pagyuyuko.

3. Kung hindi niya kayang magdasal na naka-upo ay magdasal ng naka-tagilid sa kanan at nakaharap sa Qiblah (Makkah), at kung hindi pa rin niya kayang humarap sa Qiblah, ay maaaring magdasal kahit saan nakaharap at ang kanyang pagdarasal ay tama at hindi na kailangang ulitin niya ito.

4. Kung hindi niya kayang magdasal nang patagilid ay maaari siyang magdasal na nakatihaya, ang kanyang paa ay nakatutok sa Qiblah at (mabuti kung) maitaas nang bahagya ang kanyang ulo na ang mukha ay nakaharap sa Qiblah. Kung hindi niya kayang itutok ang kanyang paa sa direksiyon ng Qiblah, ay maaari siyang magdasal kahit saan nakaharap at hindi na kailangang ulitin niya ito.

5. Ang taong may sakit ay dapat yumuko at tumirapa sa pagdarasal, subalit kung hindi niya ito kaya ay sapat na para sa kanya ang igalaw ang kanyang ulo ng pataas at pababa, ang pagpapatirapa ay mas mababa kaysa pagyuko. At kung kaya niyang yumuko at hindi kayang tumirapa, ay yumuko sa panahon ng pagyuko at ibaba ang kanyang ulo sa panahon ng pagtitirapa. Kung kaya niyang tumirapa at hindi kayang yumuko ay magpatirapa sa panahon ng pagpapatirapa at ibaba ang ulo sa panahon ng pagyuyuko.

6. Kung hindi niya kayang igalaw pataas at pababa ang kanyang ulo sa pagtitirapa at pagyuko, ay magagawa niya ito sa pamamaraan ng pagpipikit nang kanyang mga mata, ipikit ng magaan ang mata sa

---

[163]. Al-Bukhari no. 1117 at Ahmad 4:426.

panahon ng pagyuko at ipikit ng malalim ang mata sa panahon ng pagpapatirapa.

7. Kung hindi niya kayang igalaw ang kanyang ulo nang pataas at pababa, ganuon din ang pagpipikit sa kanyang mga mata, ay maaari niyang isagawa ito sa pamamaraan ng kanyang puso, isapuso niya ang Takbir, pagsasaulo, pagyuyuko at pagpapatirapa dahil makakamit ng bawat tao ang kanyang ninanais.

8. Dapat maisagawa ng isang may sakit ang mga obligadong pagdarasal sa takda niyang oras sa abot niyang makayanan. At kung mahihirapan siya sa paggawa ng dasal sa tuwing sumapit ang oras ng pagdarasal ay maaari niyang pagsamahin ang Salatul Dhohr at Salatul 'Asr at ang Salatul Maghrib at Salatul Isha'. Maaari niyang isagawa ang Salatul 'Asr sa panahon ng Salatul Dhohr o di kaya ay ang Salatul Dhohr sa panahon ng Salatul 'Asr, at ang Salatul Isha sa panahon ng Salatul Maghrib o di kaya ay ang Salatul Maghrib sa panahon ng Salatul Isha. Tungkol naman sa Salatul Fajr ay maaari niyang isama ito sa Salat sa unahan nito o di kaya ay sa hulihan nito. [164]

---

[164]. *Shiekh Saleh ibn 'Uthaimin, Fatawa Islamiyah, page 439-441)*

Bibliograpiya:

❶ The Holy Qur'an, New Revised Edition, Text, Translation and Commentary by Abdullah Yusuf Ali and Published by Amana Corporation, Maryland, USA.

❷ The Noble Qur'an, English Translation of the Meanings and Commentary by Dr. Muhammad Taqi-ud-Din Al-Hilali and Dr. Muhammad Muhsin Khan, Printed and Published by King Fahad Complex for the Printing of The Holy Qur'an.

❸ The Translation of The Meanings of Sahih Al-Bukhari (Arabic – English) by Dr. Muhammad Muhsin Khan, 9 Volumes, Published by Nusrat Ali Nasri, New Delhi.

❹ Al-Jami'-Us-Sahih by Imam Muslim (Arabic-English) translated into English by Abdul Hamid Siddiqi, Corrected and Revised by Dr. Hassan, 4 Volumes with 8 Books, Published and Printed by Ashraf Islamic Publishers, Lahore, Pakistan.

❺ Fiqh-Us-Sunnah by As-Sayyid Sabiq translated into English language by Muhammad Sa'eed Dabas and Jamal al-Din Zaraboso, Published by The American Trust Publications, USA.

❻ Riyadh-Us-Saleheen by Imam Abu Zakariya Yahya bin Sharaf An-Nawawi Translated by S.M. Madni Abbasi.

❾ Fatawa Islamiyah by Muhammad bin 'Abdul-'Aziz al-Musnad. Published by Darussalam.

الكتب الأجنبية ( ٩٠ )



# الدليل الموجز

# لفهم الطهارة والصلاة

إعداد

قسم الترجمة بالمكتب

0401057 تجالوج

المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد وتوعية الجاليات بالسلي
ص.ب. ١٤١٩ الرياض ١١٤٣١ هاتف ٢٤١٠٦١٥ ناسوخ ٢٣٢ - ٢٤١٤٤٨٨
البريد الالكتروني : sulay5@hotmail.com